# PRIMERA PARTE

DEL

## DRAMA FANTÁSTICO DE MAGIA

y en verso tagalo: títulado

# BELMORE Y ENRIQUETA

Ó LA

# MEDALLA DE ORO

MANILA:

IMP. DE FAJARDO Y COMP.ᴬ
101—CARRIEDO—101
1904.

# PRIMERA PARTE

DEL

## DRAMA FANTASTICO DE MAGIA

## y en verso tagalo: títulado

# BELMORE Y ENRIQUETA



ACT

Ó LA

# MEDALLA DE ORO



MANILA:

IMP. DE FAJARDO Y COMP.ª

101—CARRIEDO—101

1904.

# PERSONAGES



| CONDADO DE LORENA | | CONDADO DE CASTILLA | |
|---|---|---|---|
| EL CONDE | D. ALBERTO. | CONDE D. | ERNESTO. |
| " DUQUE | ALFREDO. | DUQUE | ELIODORO. |
| " " | ARSENIO. | " | LEOPOLDO |
| " " | ELICEO—VIEJO | " | PASCACIO—VIEJO |
| CRIADA. | CLOELIA. | | |
| CRIADO. | MAMBRILLO. | | |

—

DUQUE D. LOANDRO.
" ENRIQUETA.
CONDE BELMORE.

SEVILLA.

MADRE PRIORA.
DONCELLA AMALIA.

## APARATOS DE MAGIA.

ACTO 1.o Un arbol que transforma en glorieta y dentro hay una mesa lujosa donde está el medallon de oro.

ID. 2.o Una peña que transforma en Espectro que volverá á su ser.

ID. 3.o Una luz que aparecerá en el tope del fuente de agua y la pared que desmorona que abre paso á Belmore vuelve á su ser dos veces.

## Primera Parte

### ACTO 1°

*La escena representa Sala; sale Don Alberto, Arsenio, Alfredo, Leofoldo.*

ALBERTO. Mag mulang na muno Conde sa Babiera
doon sa condado calachang Castilla
ang boong caratig calapit na Villa
inisip supilin nitong palamara,

Sa arao at gabi hindi magupiling
at ang binuboco gauang pananagsil
buong namamayan nais payucoin
na luhuran sia at haring quilanlin.
At ang tanang yaman caniang magaga
ang madla sa hirap ay doon matirá
itong tampalasan ganid na Vivora
masaquim sa pilac ualang macapara.
Tayo y cabilang na ibig lupiguin
nitong alibugha na Condeng soail
balitang matunog sa Villa ñg Troel
at ibang Condados na caratig natin.
Caya co tinipon cayong calahatan
na mañga consejos sa estrado real
ñg iñong matanto itong alingaongao
na bucong ninasa niong tampalasan.

ALFREDO. Ito ang marapat catuirang gauin
mag handa ñg hugbo at ating gubatin
pag dating ñga roon itanong sa tacsil
cung tayo,i, cabilang nais na supilin.
Pag tugon ñg sucab oó at caramay
lusubin, iguiba ang Castillang bayan
at putlan ñg ulo ang lilong macamcam
isunod ang madlang na consejong caual.
Ang baya,i sunuguin hangang maguing abo
higupin ñg apoy niaong elemento
ñg di pamarahan ñg capua lilo
mag buco ñg sama pahirap sa tao.

ARCENIO. Cung saguting hindi ay biglang mag balic
dito sa Lorena at sumatahimic
sa canino paman huag ipabatid
itong pag paroon ilihim na tiquis,
Nang huag pag mulan ñg casigalotan
mañga tahi tahing buñga ñg pag auay
cusang pañgi-laguin ang capahamacan
ñg di mabagabag tayo,t, sampong caual.
Ito ang pasia na dapat na gauin
ang hiduang balita cusa ñgang limutin
ñg hindi masabi balang macalining
tayo ang masama na may buong tacsil.

ELICEO. Itong minagaling ñg mañga consejo
Conde don Alberto ina-ayunan co
huag na antain paritohan tayo
ñg Conde Babiera lilong Castellano.
Cung iñong parunan at siay maguipit
ipag cacaila ang hinacang nais
mag dadalang taco,t, ang lilo,t, balauis
ang maguiguing hanga sasamo ñgang tiquis.
ALBERTO. Yayamang iño ñgang pinag ca isahan
sa isinanguni consejos cong tanan
Caya ang pasia co don Alfredong mahal
tungculin mo ñgayon mag tipon ñg caual.
Na soldadong pili na cacasamahin
bihasa sa campo na pauang magaling
at icao Arcenio ang sia mong gauin
ihanda ang tanang ating babaonin.
ALFREDO. Huag mabahala sumatahimic ca
aming pañginoon Conde sa Lorena
aquing pipiliin ang lalong bihasa
na pauang datihan sa campo ñg guerra.
Na mañga bayani mabuti ang tindig
nanaca-sisilao balang macamasid
sucat ñga sa tiñgin cahit tigreng ganid
capag nasuliapan luluhod na pilit.
ARCENIO. Sa mañga pag caing ihahanda naman
palalabisin ñg hindi mag culang
hangang sa pag balic ñg soldadong abay
dito sa Lorenang mahalagang bayan.
Baon cung mag culang sacaling sumalat
ang tanang soldados ay cahabag habag
at hindi malayo cusang mag si tacas
icao sampong cami ay mapa-pahamac.
ELICEO. Itong panihala ñg basallong cabig
na iyong consejos di lico,t, matuid
caya mag pasia arao ñg pag alis
ñg di sa panahon tayo po,i, maguipit.
Nang di maunahan niong palamara
tayo gambalain ñg dalang armada
caya ang marapat icao mag pasia
daraquilang Conde poon ñg Lorena.

AIBERTO. Iñong matatap sa quinabucasan
tayo,i, umurong na consejos cong tanan
TODOS. sa balang ng loobin ñg Condeng marangal
ang mañga campon mo hindi sumusuay.

*Vanse y sale Cloelia y Mambrillo enfermo.*

CLOELIA. Ano ang damdam mo sa taglay na saquit
ib'g cong matanto ñgayon at malirip
gamot ñg humanap sucat icabihis
ñg sumapanatag icao maca-idlip
MAMB. Hindi na malubha na paris ñg una
halos hini-himay ang camay co,t, paa
ñg matinding quirot na dico mabata
halos na malagot ang tañgang hiniñga.
Ang bibig co,i, dina lubhang nama-mait
na paris ñg una mahanglay na labis
at yaring ulo co ang nacacaparis
parang binabayo sa tindi ñg saqui .
CLOELIA. Mapalad ñga icao dito na patuñgo
sayong calag yan quinahahabagan co
disin at cung hindi sa oras na ito
malaong nabaon sa hucay Mambrillo.
MAMB. Ualang casingayon ang pasasalamat
sa iyo Cloelia sa aua mong liñgap
macaganti naua sa binhi mong habag
cung aco,i, gumaling sacaling lumacas.
Huag acalain pautang na ito
na di papatasan ni ong si Mambrillo
pag dating ñg arao ay maqui-quita mo
cung panuntan palad na gumaling aco.
CLOELIA. Cabayaran nasa aquing nina nais
hindi co masabi pipi yaring bibig
MAMB turan mo Cloelia ñg aquing malirip
na cung macacaya.
CLOELIA gayari duminig.

Cung icao gumaling sa aquin pacasal
ito ang samo co bilang cabayaran
sa madla cong pagod ñg gabing pag lamay
caramihang puyad ñg bagong may damdam.
Ibig cong marinig isumpa Mambrillo
na cung gagampanan ito ñgang hiling co
MAMB. dapat mong sabihin ang bagay na ito
dicana nacutia sa calagayan mo.
Sa caparusahan pahatid ñg lañgit
uala pang patauad acong nacacamit
nasasa dusa pa iyong namamasid
ñgayon papatuñgan ñg icala-lait.
Icao ay matanda aco ay bata pa
pa anong aamin sayo,i, mag usaua
dimona iniisip bucas macalaua
dugong iluluha papatac samata.
CLOE. Hayona,t, lumayas umalis biglaan
yamang di umamin sa pitang pacasal
MAMB. saan mo nabasa maling catuiran
sa gauang masama pilitin ang ayao.
Aquing isinumpa itong pag ca Virgo
dico dudumihan mangyari may ano
aco,i, pumapayag na alipinin mo
utusan susunod sa macacaya co.
CLOE Dico ninanasa ang bagay na iyan
cung di ang samo co sa aquin pacasal
maturang esposang ligaya ñg buhay
sa aling mang hirap ay caramay ramay.
MAMB. Cahit pasubali mañgañgaco aco
(Apte) na hangang gumaling ang mañga saquit co
(Prest) aquing i-isipin cung bagat ibig mo
cung mapa-pasan co itong matrimonio.
Hindi gauang biro itong pamumuhay
ibilang sa isa dalauang catauan
di ñga hamac hamac namahi-hiualay
at capag nangyari isa cong mamatay.
CLOE. Talastas cong tunay at di duñgo aco
aquing nababatid ang lahat ñg ito
MAMB. tayo,i, umurong na sa pagca,t, ang ulo
masaquit nalubha na di matiis co.

Aco ay acain cung ibig Cloelia
pagca,t, nag didilim dalaua cong mata
CLOE. caya abatayo umacay halica ca
icauit ang camay lacad na dali na.

*Vanse Mutación bosque sale duque Loandro y Enriqueta.*

LOAND. Tayo,i, malapit na sa Sevillang bayan
bunsong Enriqueta na mutia con hirang
matatapus naña ang madlang mong pagal
sa nilacad lacad sa bundoc at parang.
Aco namang yari maca-cahanap na
bayang titirahan natin ñgang mag ama
caya manalañgin bunsong Enriqueta
sa Dios na poon at Vírgen María.
Sa atin ituro landas ñg matuid
at tuloy iligtas sa mañga pañganib.
ñg icao bunso co ay sumatahimic
aco namang yari uala ñg ligalig.
ENRIQUETA. Poong aquing ama di nag tutumiguil
sa Dios sa lañgit ang pana-nalañgin
at gayondin naman sa mahal na Vírgen
na aquing devota dating ma auain.
Itong ating hirap na laong pinasan
mula sa Lorena tinubuang bayan
bundoc, batis, hañgin naiíng naraanan
marami ñg lubha di co na mabilang.
Madlang capaguran di inalintana
at pinarang libang ang lahat ñg dusa
sa tulong ñg lañgit na mapag calara
natagalan corin pinopoong ama.
LOAND. Mahabaguing Dios ang naca-caalam
sa binala nila na maling paratang
cahit guni-guni diman sinapian
yaring aquing dibdib tungcol caliluhan.
Itong tahi-tahing panucalang linsil
hindi co mahulo saan buhat galing

anhin man ipilit na aquing bithain
ualang maquitaan pag bintañgan tacsil.

ENRIQUETA. Tayo poong ama ay mag pasalamat
sa biyayang ito bagaman ay hirap
talaga ñg lañgit mag tiis ang dapat
ating matamisin na cahit masaclap
Hindi mangyayari ang parusang ito
na cung di pahatid ñg poong si Cristo
parang sinusuboc cung mababata mo
ang nilaang hirap padala sa iyo
At sa catunayan icao naca ligtas
sa silong matinding icapa pahamac
caya aquing ama icao,i, catatauag
ñg tayo,i, bihisin sa ganitong hirap.
Ang iyong pag-asa iyo pong lubosin
di mana natili tayo sa hilahil
ang caguinhauahan ating sasapitin
sa tulong at aua ñg guinoong Virgen

LOANDRO. Aco bunsong irog di nag hihinampo
maluag sa loob na tinatangap co
tungcol na pahatid ñg poong si Cristo
nag papasalamat ito,i, asahan mo.
At ibinibilang para ñg pag damay
sa dinanang hirap pag sacop sa tanan
caya yaring puso cusang nana-nagal
at minamatamis sa dusa,i, pag pasan

ENRIQUETA. Nang di nababalam minumutiang ama
tayo,i, mag tuluyan ñgayon lumacad na

LOAND. oo,t, ñg dumating sa bayang Sevilla
ñg icao ñga bunso macapag pahiñga.

*Vanse Mutación Sala, sale D. Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Pascacio.*

ERNESTO. Mula cong tinangap ang capangyarihan
dito sa Condado aquing nanamasdan
ang tanang sacop co taong nama-mayan
uari minapait bagong cautusan.

Caya Eliodoro na aquing privado
at icao Leopoldo tapat na consejo
bahalang mag nanao sa Bulungang ito
at ang marapatan dacpin dalhin dito.

Aco ang bahalang lalapat ng hatol
cung ang casalanan ay aquing manoynoy
ng di pamarisan ito at maputol
manga panucalang gauang pamumusong

Cung lahat malipol itong masasama
tahimic ang bayan at ualang gambala
aco.t, sampong cayo na consejong madla
nasa-sapanatag at lagui sa tua.

Na hangang mairoon natitirang tacsil
ay nasapanganib manga buhay natin
caya consejos co iñong pag sicapin
maraquip ang madlang na may buthing tacsil

LIOP. Cung tungcol guinoo at tao ngan mahal
sa buco co,i, hindi na maqui-quialam
sacaling totoo ang bulong bulungan
panucalang lahat ng tao sa parang.

Gayon man ay aquin nananao nanauin
baca may g inoong nahalong tacsil
cung ualang maraquip aquing tutunguhin
ang manga pastores nag tahan sa bangin.

LEOP. Condeng panginoon su Matahimic ca
pag lalamayan co ng pag nanao baga
ang nag sisipulang manga palamara
sa bago mong utos dito sa Castilla.

At pag narapatan na aquing naraquip
nag mumunacala na lilo,t, balauis
sa oras ding yaon puputlan ng li-ig
sampong nalilipon dooy naqui-quinig.

ERNESTO. Icao Secretario tuparing mong agad
tanang panihala na bago cong atas
lahat ng esquina dicta,t, ng matatap
bagong cautusan ng sacop cong lahat.

Nang hindi sabihin bucas macalaua
uala silang malay ng sa bandong resa
na cung natatala sa balang esquina
ang balang sumuay sinadiang talaga.

Ang pag sasalaysay tanang tagobilin
mañga cautusan co iyong liuanaguin
ñg matanto nila at cusang malining
sampo ñg parusang aquing itatambing.

PASCACIO. Pag silay sa Cenit cay Febong aurora
aquing gaganapin Conde ñg Castilla
ang cautusan mo, at sa ma alaua
ipalalagay co sa madlang esquina.

Nang huag uicain ñg nañga-mamayan
ualang malay sila nitong cautusan
bagong panihala na dapat ñgang sundang
ñg ducha,t, guinoo nanasa-sacupan.

ERNESTO. Ang boong caratig Condado,t, Aldea
pag bibiguiang alam Lorena,i, isama
nanasu-sucuban silang para-para
capangyarihan cong taglay sa Castilla.

Duque don Pascacio ito ang isunod
ipadalang agad cung iyong matapos
at sa mangyayari namagui-guing sagot
bigla ñga sa aquin iyong ipatalos.

At cayong dalaua na piling guinoo
tuparin biglaan ang cautusan co
huag palibanin at lacarin niño
cung cayo,i. manaog dito sa Palacio.

ELEOD. Huag mabahala ó Condeng marañgal
mahalagang utos aquing gagampanan
anomang mangyari di aco tatahan
at ñg matalos mo cung sacaling tunay.

Sa loob at labas ñg Villa,t, Condado
aquing lilibutin sasalic-siquin co
hangang di maraquip namu-muno nito
mañga capusuñgan gauang pangu-gulo.

LEOP. Na cahit mapuyat aco,t, di matulog
aquing gaganapin ang gauang pag suboc
at ñg matanto mo cung lico at bugtot
itong sa puso mong ninigay sigalot.

Mag paca iñgat na ang may nasang tacsil
capag naraquip co aba ñg soail
itong bagong hasa na aquing patalim
ang mag papalipad sa ulo ñg haling.

ERNESTO. Nang ito,i, maganap tayo.i, umurong na
at bago mag pulong muli sa umaga
TODOS. cung sia mong loob n̄gayon at pasia
caming basallos mo sunod at talima.

*Vanse bosque con un arbol que transforma*
*y Sale Belmore triste y pensativo.*

BELM. Malaon n̄g lubha aco,i, nana-nahan
sa cuevang madilim aquing nasumpun̄gan
dito n̄ga sa bundoc malapad na parang
na cung huloin co may lima n̄g buan.
Mulang na ulila sa inang ma irog
gayondin sa ama sa aquin nag cupcop
parating balisa ang puso co t, loob
tui.i, pinupucao hang ng sa pag tulog.
Sa pag ca higa co ay diman maidlip
at laguing balisa yaring aquing dibdib
dini sa puso co ang sumalicsic
yaong bun̄gang tulog nanapanaguinip.
Cunuari ay aquing parang natatanao
ang cay Enriquetang man̄ga cagandahan
sa dilim n̄g isip nag sisilbing ilao
saca sa pag tulog cusang pinupucao.

*En este instante Obscure e y se oye truenos y relampagos que crusa entre los arboles=pone derrodillas.*

MISMO. O Dios na hari sa lan̄git at lupa
mata mo,i, isuliap hulugan n̄g aua
ang nana-nagano na lipos dalita
sa mahal mong harap nan̄ga-n̄gayupapa.
Sa oras na ito iyong calarahin
aco at itangol sa madlang hilahil
alang alang na po sa ina cong guilio
na binauian mo n̄g buhay na angquin.

Mulang na ulila sa nañgag cucopcop
nalis sa Lorena tinuñgo co,i, bundoc
mañga dalamhati di malagod lagod
at naragdagan pa ñg hiduang pag irog.

*Cesa los truenos y relampagos: Canto vos dentro*

**Canto.** Mañga panaghoy mo ñgayon ay narinig
ñg di matingcalang mataas na lañgit
sa pag ca luhod mo bigla cang mag tindig
cunin ang talisman sa iyo,:, pahatid-Levanta
At sa punong cahoy iyong naqui-quita
maraling lumapit at cunin pag daca
yaong medallon guintong mahalaga
sayo,i, mag tatangol cusang mag a-adia.

*En este instante transforma el arbol en glorieta magnifica y dentro hay una mesa lujosa donde esta puesta el medallon de Oro=acerca Belmore y coge y despues vuelve á suser el arbol.*

Mahabaguin lañgit nag papasalamat
dito sa biyayang caloob mong liñgap
lubos ang pag asa nitong iyong anac
sa minarapat mo na gauing panalag.
Ang guintong medallon na iyo pong bigay
ay mamahalin co mahiguit sa buhay
at dito sa dibdib aquing ilalagay
yayacap yacapin hangang sa libiñgan.
Uurong na aco sa tahanang Cueva
ang latang catauan macapag pahiñga
pag sicat ni Febo bucas ñg umaga
aco,i, patutuñgo sa bayang Sevilla.=(Vase)

*Vanse: Mutación Sala D. Alberto. Alfredo, Arcenio y Eliceo.*

**Alb.** Caya co tinipon cayong calahatan
na mañga consejos na pili cong caual
ipatatalos co ang padalang liham
ñg Conde Ernesto lilo,t, tampalasan.

Yaong aliñgaoñgao na balitang una
hindi nag ca bula totoo ñga pala
cayong calahatan ano ang pasia
tayo ay lumacad bucas ñg umaga.
At ating guipitin yaong sucab lilo
na lubhang masaquim na Conde Ernesto
huag ñg antain paritohan tayo
ñg tacsil na oslac alibughang tao.
Icao ñga Eliceo ang dito,i. matira
bilang presidente sa bayang Lorena
icao ang bahala sa ating muralla
at tanang soldados bilang centinela.
Sa arao at gabi iyong paru-runan
baca nahi-himbing calahatang bantay
ualang malay cayo pumasoc sa bayan
ang ibang catanim na ating caauay.
Caya ñga Eliceo iyong pag iamain
huag mag pabaya tuina,i, dalauin
susian ang pintuan aldabay higpitin
ñg di hamac hamac na cayo,i, pasuquin.

ELICEO. Huag mabahala ang Condeng marañgal
gaganapin lahat ang yong cautusan
ang tanang soldados sa murallang bantay
capag alis niño aquing dadag-dagan.
Sa arao at gabi ay dadal uin co
tanang nasa muoc na mañga soldado
at ang boong bayan sacop ñg Condado
ay ñg mapayapa sacaling mag gulo.
At hindi titiguil sandali mang oras
aquing lilibutin ang looh ñg Ciudad
cung icao dumating ò Condeng marilag
lubos na asahan bayan ay panatag.

ALFREDO. Mabuti,t, handa na ang tanang soldado
pauang mararahas balita sa campo
caya,t, natitiguil nababa'am dito
inaantay lamang ang mañga utos mo.
At ang calahatan halos nag pipigias
ibig ñg liparin at maqui paglamas
sa taga Castillang palamara,t, sucab
sa dugo,i, maquita manimbulang lahat.

Aquing n̄gang piniguil sabi co.i, mag antay
ang cautusan mo ó Condeng marang̃al
caya,t, napayapa yaong ca initan
n̄g tanang soldados handa sa pag laban.
Caya mag pasia daquilang Ernesto
sa quinabucasan cung lalacad tayo
at n̄g maihanda tanang bastamento
sampong gagamitin na mang̃a cabayo.

ARCENIO. Mulang iniutos ó Condeng marang̃al
guinanap cong dagli na pinag sicapan
caya sa atas ualang nag cuculang
at handa n̄g lahat boong cailang̃an.
Pinalabisan co ang baong pag cain
sa anim na buan aquing itinaning
ang samang soldados n̄g hindi gutumin
sa campong patayan dadayuhin natin.

ALB Nag papasalamat aco n̄ga sa iño
mang̃a aquing caual na piling basallo
di nag paubaya sa inihalal co
biglang naihanda ang tanang soldado.
O duque El ceo ang lahat cong bilin
isinasamo co huag na limutin
pinto n̄g muralla pasusiang tambing
bucas n̄g umaga pag alis n̄ga namin.
Hangang aco.i, uala huag mong pabucsan
ang pinto n̄g muoc ó duqueng marang̃al
pag asa co,i, lubos sa dunong mong taglay
cung aco,i, mag balic ay ualang ligamgam.
Pag panaog naman niño n̄gang dalaua
ang mang̃a soldados tipunin pagdaca
pag sicat ni Febo bucas n̄g umaga
ating lalacbain Condadong Castilla.
Tayo,i, mag si urong basallos cong caual
at n̄g maihanda boong cailang̃an

TODOS. caming iyong campon ay sunod sunuran
sa balang utos mo ó Condeng marang̃al

*Vanse: Mutacion Calle y Sale Mambrillo casi corriendo, huyendo de Cloelia.*

**MAMB.** Saan cayang suloc n̄gayon mag tatago
n̄g hindi m quita aco n̄g huniang̃o
babaeng malupit na may asal dung̃o
ang puri cong taglay ay nasang igupo
Sinasabi cona na aco,i, aayao
ang masamang gaua nanaca susuclam
ipinipilit din cung anong dahilan
lauay hinihigop uari guiniguinao.
Matay n̄g duduling camay quinucusot
ipin n̄g guiguiguil parang n̄gumang̃alot
n̄g isang biscocho malutong na niog
sa dalauang mata luhay uma-agos.

*Sale Cloelia llevando en la mano*

*un garrote.*

**CLOE.** Halica Mambrillo na sinta co,t, buhay
aco ay huag mong n̄gayon pabayaan
na cung a-ayao ca na aco,i, mamatay
halica,t, lumapit.
**MAMB.** icao,i, nahi-hibang
Icao ay humanap n̄g ibang lalaqui
aco,i, huag pilitin alisan n̄g puri
**CLOE.** diata,t, ayao ca sa sabing mabuti
ang pa i–iralin ang pag mamalaque.
Yamang sa mahiman na aquing hicayat
minamapait mo tampalasa,t, sucab
dimo na niling̃on ang puhunang puyat
n̄g nararatay ca,t, hindi macalacad.
Ipinaquilala boong catunayan
na uala cang turing sayong inutang̃an
ito ang marapat sa iyo lanoang
ang mang̃a buto mo n̄gayon ilamuray.

*Acción de pegar y Mambrillo aleja y dice.*

MAMB. Huag cang mañgahas ñg di madesgracia
CLOE. diata Mambrillo ñgayon lalaban ca
ñg dica tularan ñg lalaquing iba
ito ang marapat sayo palamara.

*Cloelia persigue de palos á Mambrillo y este corre huyendo hasta dentro.*

## TELON.

## ACTO 2º

*La esena representa sala y sale D. Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Pascacio.*

ERNES. Duque Eliodoro nag balic na baga
yaong mensajerong may liham na dala
sa tanang Condados, Aldea at Villa
na inutusan mo.

ELIO. mabunñing alte a.
Dipa nag babalic at uala pa rito
bilang inutusan nating mensajero
dina malalaon cung pag huloin co
pabalic nà ñgayon dito sa Condado.

LEO. Malayo ñgang lubha mañga pinarunan
na di hamac hamac na muing biglaan
cung caya gayon na yaong pag ca balam
sa layo ñg aguat bauat isang bayan.

PAS. Sia corin hulo cung caya uala pa
itong mensajerong may liham na dala
cung acalain co uari pabalic na
dito sa Condado.

ERNES. tunay di mali ca.
Mag paca iñgat na ang balang sumoay
sa tagobilin cong na tala sa liham
isinusumpa co sa dañgal cong taglay
aquing lalapatan ñg parusang laan.

Aco camuntimay hindi mahahabag
at pipilitin cong ang baya,y, iuasac
umagos sa lupa ang dugong daranag
sa mañga catauan babalong susulab.
Sa dugo din nilang na aagos doon
manimbulang lahat at cusang lumañgoy
cung patay ñg paua itong mañga pusong
ang bayan isunod susuhan ñg apoy,
Pag sapa ñg niñgas at abo na lamang
dito sa Castilla tayo,i, mag balican
at cung may tacsil pang narito sa bayan
quitlan ñg hiniñga at cusang iramay.

ELIO. Mañga panucala na ivong inisip
ito ang marapat daan ñg matuid
ñg di pamarahan nino mang balauis
na nag mamagaling na ualang caparis.
Masasamang cahoy dapat na lip.lin
ñg di lumaganap sa ibang pananim
mañga binuco mo ay di nali-linsil
at na sa matuid na dapat ñgang sundin.

LEO. Aco,i, uma-ayon di hinahatlañgan
tinugon ñgang lahat ñg Condeng marañgal
ñg pauang vumuco sa Castillang bayan
sa ñgalan ñg Conde ay mahintacutan.
Capurihan naman ñg tanang consejo
sacaling maganap ang acalang ito
mag sisiquip halos boong Condado
ang cadaquilaan ñg Conde Ernesto

PAS. At cung mabalitaan ito,t, ma alaman
ñg mañga imperio,t, mañga caharian
ualang mañga ñgáhas na dito,i, lalacbay
nasang gumambala at catatacutan.
Ini-isip lamang itong licong gaua
ualang quisap mata babaui-ing biglá
pag na ala ala nila,t, magunita
yaong catacutan ay sasapiting cusa.

ERNTO. Hangang may panahon ihanda ñga niño
tanang mararahas na ating soldado
at baca sacali yaong mañga lilo
sa malaquing galit paritohan tayo.

Ualang malay tayo biglang sumalacay
ang pinto ñg muog iguiba pag cuan
caya ang naroon sa murallang bantay
na mañga soldados iño ñgang dagdagan.
At sa arao gabi ay parunan niño
baca natutulog bantay na soldado
doon sa muralla duque Eliodoro
mag hali halili cayo ni Leopoldo.
Icao don Pascacio ang iyong gagauin
mañga suloc suloc ñg bayan libutin
at baca sacali na may nag lilihim
taga ibang bayan na caauay natin.
Huag tumahimic pili cong basallo
dapat pañginlagan gauang pag lililo
di sa catacutan mabuti rin ito
ay lalong mahirap mapi-pilan tayo.

ELIOD. Itorin ang siang ñgayon minagaling
at di ñga malayo ito ang maratıng

LEOP. hindi hamac hamac na cusang pasupil
sa iyo ñga Conde yaong mañga tacsil.

PAS. Sinong mañgañgahas ñgayon paparito
sa mañga caratig na Villa,t, Condado
i-isa ñga lamang ang masasabi co
ang taga Lorena buñing don Alberto.

ERNTO. At ñg ma-ihanda tayo,i, umurong na
mañga piling caual ñg bayang Castilla

TODOS. ualang sumusoay sa nais mo,t, pita
caming calahatan ay tumatalima.

*Vanse: Mutacion bosque Sale D. Alberto, Alfredo, Arsenio y Soldados armado.*

ALBERTO. Ang mañga Clarines gayondin ang tambor
duque don Alfredo ipatugtog ñgayon
at ñg masayahan ang soldadong campon
pag aquiat sa bundoc pag ahon sa burol,
Silay tanuñgin mo at baca hapo na
sa ating pag lacad ang soldadong sama
at ñg ma itindig campamentong dala
cahima,t, sandali tayo,i, mag pahiñga.

Sa burol na yaon dapat na humimpil
pag cat malayo pa bayang lalacbain
hangang macalipas pagod at hilahil
ñg tanang soldadas na casama natin.
Cung iño ñgang ibig itong panihala
mañga piling campon na basallong paua
cayo,i, mag si sagot ñg aquing ma unaua
dalang campamento ma itayong biglá.

**Alfredo.** Ang mañga soldado ó Condeng marañgal
sa balang loob mo ay sunod sunuran
caming consejos mo at tapat na caual
tumatalima rin sa bala mong halal.
Ang panucala mo di sinsay at dapat
may tatló pang leguas ating ilalacad
casamang soldados cung mahapong lahat
sa campong patayan ay uala ñg lacas.
Bagaman matapang na may iuing sigla
ualang mangyayari na cung mahina na
itong panucalang dito,i, mag pahiñga
sinong di a-ayon sa soldadong sama.

**Arcenio.** Dica po namali at hindi nasinsay
sa inacala mo oh Condeng marañgal
at malayong lubha ating parurunan
casamang soldados hahapo ñgang tunay.
Cung samaing palad mamatay ang iba
dito ñga sa bundoc sa pagod na dala
caya ang mabuti dito mag pahiñga
hangang macalipas capagalan nila.
Pag aquiat panaog sa parang at bundoc
ñg hindi manghina sa paqui-quihamoc
sa ca auay natin mañga balaquiot
palamara,t, tacsil lilong Castellanos.

**Alberto.** Cung gayaon tumiñgin isang capatagan
dalang campamento itayong biglaan
at gauin ang rancho nating calahatan
matapos cumain maca pa hiñgalay.
Datapua Alfredo sa binilog bilog
nitong campamento laguian ñg soldados
at baca sacali ang ganid na hayop
ualang malay tayo cusang macapasoc.

ALFREDO. Oh daquilang Conde ay sumapanatag
aco ang bahala sa gagauing dapat
pag lalamayan co sa boong mag damag
tayong calahatan ñg di mapahamac
Dito ñga sa bundoc talastas cong tunay
nag gala ang hayop ganid na halimaó
tigres at vivoras nag sali salimbay
at manga leones yenang matatapang.

ARCENIO. Aco buñing Conde hindi gugupiling
at baca sacali na may nali-lihim
na mañga ca auay na di natin lining
ualang ano-ano tayo,i, salacain.
Ay mag aaquibat ñg sampong soldado
aquing lilibutin boong campamento
na hangang sumilang sa Cenit si Febo
at icao maguisin Conde don Alberto.

ALBTO. Salamat sa iñong pag mamalasaquit
mañga aquing caual sa mabuting nais
lacad at pag dating iutos itidig
dalang campamento sa soldadong cabig.
Hayo,t, maralina mañga piling caual
ang lahat ñg ito ay ñg magampanan

TODOS. caming iyong campon payuco ñgang tunay
na tumatalima,t, hindi sumusoay.

*Vanse Mutación Calle sale Loandro y Enriqueta.*

LOAND. Salamat lualhati nacarating tayo
na ualang sacuna ó mutiang bunso co
dito sa Sevilla naca lalaguian mo
pag hahabilinan mahal na Convento.
Huag cang mañgamba minumutiang ibig
ang calalaguian mo bithayan ñg linis
sa arao at gabi ualang ini-isip
tanang natitira manalangin tiquis.
At aco,i, tutungo sa Berbaniang bayan
aquing hahanapin yaong caibigan
na duque Bedasto at isa-salaysay
ito ñgang nangyari sa aba cong buhay.

Huag cang mabagot hindi mag luluat
at aco,i, babalic minumutiang anac
icao manalang̃in sa Vírgen marilag
sa mang̃a pang̃anib ng̃ tayo,i, iligtas.
Ng̃ hangang dumating ang tadhanang arao
tayo,i, macabalic sa Lorenang bayan
tanang pag aaring sa atin sinamsam
cahit manauari ay muling ibigay.

ENRIQUETA Aco mutiang ama hindi tumitiguil
sa arao at gabi ng̃ pana-nalang̃in
sa Dios sa lang̃it at ma auang Vírgen
ng̃ tayo,i, iligtas cusang calarahin.
Hindi humuhumpay ó irog cong ama
casabay ang luha sa dalauang mata
sa capahamacan ng̃ tayo,i, iadia
niaong mahabaguin na guinoong María,
Huag pabayaan tayo,i, itangcacal
sa masamang loob na ating caauay
sanhi ng̃ malaquing dalang ca inguitan
dohilan sa Conde sa iyo pag mahal.

LOAND. Ganito ang mundo huag cang mag taca
ó ini-irog cong bunsong Enriqueta
pinararatang̃an cahit ualang sala
at taong mabait na di palamara.
Nanu-nung̃ong lang̃it sia ang bahala
humatol sa mali ng̃ taong masama
at sa cainguitan pina pang̃a niaya
acong nag̃ tatapat sa nag cacalinga.
Caya bunsong guilio icao managano
huming̃i ng̃ aua sa poong cay Cristo
cahit manauari ipag adia tayo
sa galit ng̃ Conde buñing don Alberto.
Tayo mag tuluyan na maqui pag quita
doon sa Convento na madre Priora

ENRIQETA sia ng̃ang marapat ò guilio cong ama
at ng tayo naman macapag pahing̃a.

*Vanse Mutación bosque con una peña que transforma*

*y sale Ernesto con pica.*

ERNES. Nalulungcot yaring puso,t, gunamgunam
at parang balisa ang aquing catauan
uala namang saquit, uala namang damdam
hindi mag ca uasto uari na lulumbay.
Caya,t, naparito mag libang sa bundoc
ticang mañgañgaso pumatay ñg Osos
ñg cusang mapaui ang taglay cong lungcot
dini sa puso cong ninigay sigalot.
Dico masasabi ñgalang catauan
na culang sa aquin sa Castillang bayan
sa lubbang marami di ibig matanao
at anaqui mandin parang nasusuclam.
Maturang babae sa aquing humarap
dugo sa catauan cusang sumusulab
quinasu-suyaan pag caing masarap
ang lasa ñg tubig anaqui camandag.

*Paso como buscando animales feroces.*

Ano at cung baquit ualang matagpuan
cahit tigre,t, lobo at baboy sa parang
natataco,t, mandin sa aquin patanao
nag sisi pañgubli sa cuevang tahanan.
Hangang saan ñgayon na pag quiquilala
ang cadaquilaan na taglay cong dala
cung nanasain cong pag pilitan baga
ulov susunuñgin mahal na corona.
Ñgayon di pa hari sa aquin ñgang masid
ang lahat ñg tao,i, pauang nañg ñginig
nañgañgayupapa,t, lupay hinahalic
sa malaquing tacot sa dahas co,t, bagsic.
Voz dtro. Mag tahan ca lilo palalong mañgusap
ERNES. sino,t, alin yaoon na lubhang pañgahas
lumait sa aquin ñg sabing masaclab
na hindi nañgimi tampalasat sucab.
Voz dtro. Mag pacarahan ca ñg hindi mo datnin
ang caparusahan na calaguim laguim
ERNES. lumabas ca rito palamara,t, tacsil
aco ñga,i, huag mong gugulat gulatin.

Voz dtro. Dica mag sisi at ang. catacsilan
ipama-marati sa iyong catauan
ibig mong maquita ang caparusahan
mata mo,i, ititig lilo,t, tampalasan

*Transforma la peña en Espectro al ver Ernesto cubre las manos el rostro y deja caer la lanza en el suelo.*

Voz dtro. Ñgayon ca mañgusap tampalasa,t, tacsil
diata uupo sa tronong may dosel
at luluhuran ca haring quiquilanlin
ñg taga Castilla.
ERNES. aco,i patauarin.
Voz dtro. Iyo ñgang itala Ernesto sa noo
masama mong asal pag dimo binago
asahan mo tacsil ang mapapala mo
icao,i, maguing duc-ha aliping Villano.

*Desaparece el espectro y vuelve á su ser la peña: Ernesto levanta vuelve á coger la lanza.*

ERNES. Saan caya mula. saan caya galing
ang espectrong yaong humarap sa aquin
ñg papaalis na ay nag tagobilin
sabing di malangãp ñg puso,t, panimdim.
Sa cabiglaanan niaong pag ca harap
ano at cung baquit aco ay nasindac
na pipi ang bibig dinaca pañgusap
sa lupay na lugmoc patay ang catulad.
Na ualan ñg diua lumipad ang isip
paranp pinag hilom ang puso co,t, dibdib
nag salusalupil ang hiniñgang quipquip
at anaqui mandin uari mapapatid.
Aco,i, yayao na babalic sa bayan
gugunitain co itong quinaratnan
cung ang malicmata na aquing natanao
hindi ñga ó dapat sampalatayanan.

*Vanse: Sale Belmore como pensativo.*

BELM. Di mag pahumaymay ang bathalang Ouris
aco,i, guiniguising niong pag ca idlip
pag pilitan coman na huag mamasid
anaqui may calang matay di ma piquit.
Ina antay aco sa lahat ñg oras
gayon ang parali aco,t, nili-liag
at isinusumpa na di ma a-agnas
quinintal ñg cincel at cusang tinagtag.
Aco,i, niya-yaya sa bayang Sevilla.
umano ñga roon sia maninira
sa isang Convento ñg Santo Cecilia
na pinag habilhan ñg irog na ama.
Sa bagay na ito ay nag á alañgan
at hindi ñga lubos maniuilang tunay
gayon man ay aquin cusang susubucan
itong malicmatang buñgang panaguimpan.
Ang lahat ñg ito talaga ñg lañgit
capalaran cona ñgayon ay sumapit
bucas ñg umaga pag sicat sa Cenit
huay-uay ng̃ arao lalacad ñgang tiquis.
Aquing tutunguhin ang bayang Sevilla
at hahanapin co ang palabang diosa
doon sa Convento ñg Santa Cecilia
na pinag habilhan ñg caniyang ama.
Di co tutugutan hangang di masilip
nucao ñg pag tulog cariquita,t, diquit
isinusumpá co anomang masapit
cahit yaring buhay ang maguing capalit.

*En este instante sale corriendo Mambrillo*

MAMB. Aco,i, iñong guicban aco,i, papatain
ng̃ lilong babae tigre ang cahambing
pag ca,t, ayao aco sa cania,i, umamin
gauang calicoan nacari-rimarim.
Daluhan marali aco,i, cahabagan
papatain aco ñg babaeng hunghang

may dalang talucod at puñal sa bay-uang
nina-nasa ñgayon na quitlan ñg buhay.

*Acerca Belmore, coge del braso y le detiene.*

BELM. Sabihing marali sino yaong lilo
nag papanucalang pumatay sa iyo
MAMB. isa pong babae pinipilit aco
alisan ñg puri pagca bagong tao.
BELM. Huag cang mag biro magsabi ñg tapat
at ñg lapatan co ñg dusang marapat
MAMB. isa pong babae
BELM. mag tahan ca Oslac=(Suelta)
ñg di ang dugo ñgayon ay sumulab.
MAMB. Maniuala capo at siang totoo
aquing sinumpa sa camahalan mo
ayon di pag amin sa masamang gusto
aco po,i, pinalo ñg hauac na bambú.
Mabuti na lamang aco,i, naca iuas
disin at cung hindi hiniñgay na utas
nag cacandarapa babali baligtad
hangang nacarating sa mahal mong harap.
BÈLM. Mañga cabañgauan na ipinag turing
parang panaguimpan cung pag huhuloin
gayon man cung ibig sumama sa aquin
sa bayang Sevilla maturang alipin.
Nang icao maligtas sa babaeng ganid
sacaling totoo ang ipinag sulit
MAMB. huag sa Sevilla sa Ynfierno cahit
vivorang babae ñg dina masilip.
Nang malayo lamang sa ganid na yena
tacsil na serpiente may masamang pita
BELM. sa aquing tahanan ñgayon ay sumama
ang ating pag alis bucas ñg umaga.

*Vanse: Mutacion Sala, sale Eliceo.*

ELICEO. Sa aquing acala malayo ñg tunay
Conde don Alberto at consejong tanan
ma habaguing Dios iyong itangcacal
ang nasang victoria naua ay macamtan.

At yaong malupit Conde sa Castilla
nais na supilin ang taong lahat na
pahatdan mo Dios tambay na'parusa
ñg mag bagong loob yaong palamara.
Nang hindi ang madlang aldea,t, Condado
ay nili-ligalig nitong sucab lilo
huag mong tulutan ninanais nito
na supilin lahat yumuco ang ulo.
Sa capangyarihan iyong tinatagnan
av palambutin mo loob ñg sucaban
ñg di maparati manatiling tunay
mañga licong gaua pauang catacsilan.
Hindi sinusucat dañgal na bigay mo
caramihang yaman nitong sucab lilo
ibig pang gagahin ang sa ibang tao
at cusang sambahin sa hañgad na trono.
Caya poong Dios ñg di pamarahan
ñg capua tacsil hayop ang cabagay
at maguing salamin sasang daigdigan
ng ualang pumaris gagarin ñgang tunay.
Aco,i, yayao na ñgayo,t, patutuñgo
sa calachang muoc at dadalauin co
tanang nag babantay mañga soldado
baca natutulog at di asicaso.

*Vanse: Mutación Calle á la derecha 2 o termino la fachada del Convento. Sale Belmore y Mambrillo.*

**Belm.** Sa tulong at aua niong calañgitan
tayo,i, nacarating sa Sevillang bayan
ñg ualang ligalig at casacunaan
sa ating pag lacad pauang casayahan.
Di lamang malubos cusang maligaya
yaring aquing dibdib may sapupong dusa
dahilan si Venus dipa naquiquita
ñg nilu-luhuran niaring caluloa.
Ang quinalalaguian tahanang Convento
cung aquing malasin di sasala ito
ano ò Mambrillo ñgayon sa taya mo
narito si Dianang pina pañgi noon co.

MAMB. Pa anong ibig mo na aquing mataya
na cung naririan yaong Seriñota
sucat sa pañgarap iyong naquilala
dapuat minsan may dimo naquiquita.
Parang nanu-nudlá ang iyong catulad
na di naquiquita ibong lumilipad
busog cung tumama ay malaquing palad
at cung hindi naman ay mag pasalamat.
Itong panaguimpan cung pag tutuirin
di dapat umasa,t, nag cacamali rin
pag nag catotoo asahan mong tambing
talaga ñg Dios at mahal na Virgen.
Gayon ma,i, mag abang ñg taong lalabas
at ating itanong ñg iyong matatap
na cung naririan ating hinahanap
buñgang panaguimpan na iyong namalas.

BELM. Tunay ang sabi mo at dica nasinsay
ito ang marapat na gauing paraan

MAMB. cung sacaling uala ay ang carampatan
humanap ñg iba na mali-ligauan.
Sacaling narito sa taoug lalabas
aco ang bahalang maquiquipag usap
mag ualang malay ca parang dimo tatap
ñg hindi sapitin ang pulang masaclap.

BELM. Pina u ubaya sa iyo Mambrillo
gauin ang marapat sa bagay na ito
huag pahalata nag utos ay aco
at baca mag sumbong sa Prior ñg Convento

*Abre la puerta del Convento y sale Amalia. llevando un canastillo en la mano.*

MAMB. Dalagang mabini huag cang magalit
quitay matatanong

AMLIA. ano po ang ibig
mag sabing marali.

MAMB. icao ay maquinig
ang itatanong co di lubhang malauig.
May bágong pumasoc dian sa Colegio
dalagang butihin na di taga rito

at taong Lorena
AMALIA. oó maguinoo
MAMB. bilang na pañgalan ay di masabi mo.
AMALIA. Umano.i, ang tauag ñg madre Priora
na aquing narinig ñgala,i, Enriquita
at tao ñgang tunay sa bayang Lorena
malaong panahon ulila sa ina.
MAMB. Salamat sa iyo dalagang butihin
mag tuloy cana po cung anong bibilhin
huag icapuot ñg aquing pag piguil
sa ibang panahon macaganti ñgarin.
AMALIA. Uala pong anoman buñing maguinoo
aco po,i, paalam sa plasa,i, tutungo=Vase.
MAMB. icao ay samahan ni Poncio Pilato
hucom na pinuno ñg tanang Judio,
Conde don Belmore narinig mo baga
lahat na tinuring alilang dalaga.
BELM. oo, napaquingan natatalos co na
MAMB. ang panañguímpan mo ay hindi sumala.
BELM. Salamat sa Dios aquing natagpuan
nagbibigay hirap buñgang panaguimpan
matatahimic na ang pusong may lumbay
na laong panahon pinapasan pasan.
Ano cayang dapat na gauin co ñgayon
paraang magaling aquing macalipon
MAMB. atin pong tapatan mainam na canción
ang sinta'y iraing iyong ipanoynoy
Tayo po humanap mña bandorrista
at sa hating gabi ay tapatan siya
ñg isang maluncot tugtuguing ópera
saca mo sabayan mainam na canta.
Cung ito'y marinig pilit na dudungao
dian sa bintanang iyong natatanao
saca mo idaing at cusang handugan.
ñg sabing matamis nanaca tutunao.
BELM. Uala nañgang dapat cundi lamang ito
ang siang magaling na gauin Mambrillo
MAMB. cung paré ca sana ay magagaua mo
bala mong ibiguin dian sa convento.

BELM. Tayo na,t, humanap bahay na matirhan
at ng̃ ma auasan mang̃a capaguran
na tinamo natin pag lacad sa parang
at hangang dumating dito ng̃a sa bayan.

MAMB. Ang catotohanan aco ng̃ay gutom na
at uhao na uhao sa pagod cong dala

BELM. cung gayon Mambrillo abata,t, sumama
ng̃ icao at aco,i, macapag pahing̃a.

*Vanse y TELON.*

## ACTO 3.°

*La escena representa sala: Sale Eliodoro Leopoldo y Pascasio.*

PAS. Mag mulang umalis mang̃aso sa bundoc
ang daquilang Conde di pa sumisipot
ay baca na sila ng̃ ganid na hayop
caya ang marapat hanaping tibobos

Alin man sa atin soldado,i, mag sama
halughuguing pilit ang villa,t, aldea
boong caparang̃an sacop ng̃ castilla
at huag tugutan hangang di maquita.

Itong panucala anong sagot niño
na cung aayunan mang̃a maguinoo
ng̃ hindi sabihin ng̃ Conde Ernesto
na di ng̃a marunong mag masaquit tayo.

ELIO. Tunay ang sabi mo ó duqueng marang̃a
dapua,t, malayo na mangyari naman
sa pagca,t, ang Conde malicsit matapang
bihasang tumalad sa tigre,t, halimao.

Sa aquing acala ay hindi ng̃a hamac
na masupil baga sa taglay na dahas
dating nang̃ang̃aso sa bundoc at gubat
at ang icalaua ay may iuing dahas.

Aquing napanood ng̃ maquipagbaca
sa bundoc ng̃ Ebro sa isang Vivora
malicsing umigtad cung lucsuhin sia
ang sacsac ng̃ sibat tamang parapara.

LEOP. Mabuting umulos sa taglay na sibat
hindi masisila gayong hamac hamac
ang isay datihan matay ñg Vivoras
mulang casibulan na bata pang pahad.
At cabalitaan sa boong Condado
itong catapangan ñg Conde Ernesto
cahit sa ca auay tampalasang moro
at pinangiinigan sa alin mang campo.
Ito nangang Condado ay sa haring bigay
tinumbas sa pagod pinuhuna,i, pagal
sa nag daang guerra sa turcong sucaban
ibig na lumupig sa Españang bayan.

*En este instante sale Ernesto.*

ERNTO. Salamat at cayo,i, dito co inabot
na nanga pipisan ó manga Consejo
may ibabalitang aquing na panood
sa panga ñgaso co sa parang at bundoc.
Cung aquing sabihin ang pinag daanan
pilit sasabihin pauang cabulaanan
mabuti ang puso may baluting bacal
disin at cung hindi aco ay namatay.

ELIO. Ano pong nangyari ó Condeng marilag
iyo pong sabihin ñg aming matatap
ang naquita baga ay camalac-malac
caquila-quilabot nacacá pangarap.

LEOP. Si Lucifer baga humarap sa iyo
ó manga fantasmang tunay na maligno
baca malicmatang singao sa encanto
ó yong caluloa ñg lilong Gualberto.

PAS. O manga sirenang labis ñg susungit
nanaca hihilo sa singao ñg angis
sabihin mo Conde ñg aming malirip
nangyari sa iyo sa bundoc at yungib.

ERNTO. Cung mahinang loob ang maca-caquita
patay darampútin na ualang pag sala
bato nayang puso bacal ang capara
na sindac sumuco hindi naca bata.

Sa lupay nalugmoc ang abang catauan
mata cong dalaua tinacpan ng̃ camay
ang tuhod co,t, paa sabay na nang̃imay
at sa pag ca tayo hindi naca tagal.
Ang aninong itong tumacot sa aquin
ay hindi fantasma at demonio mandin
at nag pahabol pang isang tagobilin
sa catacutan co hindi ng̃a nalining.

ELIO. Mang̃a balahibo sa aquing catauan
pauang nang̃ag tiric at nahintacutan
dahil sa balita na iyong sinaysay
na cung huloin co ay may cahulugan.

LEOP. Cung aquing curuin ay daratnan tayo
ng̃ isang ligalig Conde don Ernesto
caya ang marapat cung baga,t, ibig mo
ng̃ayon pay mag tipon ng̃ mang̃a soldado.

PAS. Ano mang dumating tayo ay handa na
dina maguiguipit sa mang̃a cabaca

ERNES. ina ayunan co ang iñong pasia
mang̃a piling caual ng̃ bayang Castilla.
Atin ng̃ it'guil itong salitaan
sa sindac ay hapo ang abang catauan

TODOS. balang maloob mo ó Condeng marang̃al
caming basallos mo ay sunod sunuran.

*Vanse: Mutacion Calle á la derecha 2° termino el Convento sale Belmore, Mambrillo, y la cuadrilla de bandurristas: por la isquierda*

BELM. Marahang lumapit mang̃a maguinoo
tatapatan natin mahal na Convento
at baca sacali may mag daang tao
maguing paquinabang ang pulaan tayo.
At ang icalaua punong sinu-sunod
dito sa Convento ay baca mapuot
tayo,i, ipag sacdal paratang̃an lubos
ng̃ di carampatan na lico at bugtot.

*Acercan todos muy despacio en el Convento.*

BELM. Hayo,t, mag si tugtog marahan ñga lamang
ang samo co,i, huag na ipag lacasan
bahay na caratic ñg di mabulahao
pag uicaan tayo,t, cusang cagalitan.

*Empiesan á tocar los músicos una melodia pianisima y al terminar, abre la ventana y asoma Enriqueta muy enfadada y dice.*

ENRIQUETA. Sinong pañgahas na balio na tao
na hindi nag dañgan at pinucao aco
sa cahimbiñgan ñgayon ñg tulog co
malis na marali mag si layo dito.
Hindi ñga marapat ang caligayahan
baual sa Convento itong catuaan
ca pag ang Priora cayo ay naguisnan
hindi ñga malayo tubig ay sabuyan.
Huag ñg umulit mag si tugtog cayo
aquing sinasamo mañga maguinoo
ñg di niño datnan sa oras na ito
ang cahalay halay.

BELM. Ouris na poong co.
Huag cang mapuot daraquilang diosa
sa capañgahasan guinaua cong sala
camaliang ito,i, quinayag ñg sinta
na di napag hulo at curuin baga.
Caya patauarin na cung namali man
inilulu-hod co sa iyong carictan
at dinañga muling pupucauin tunay
ang cahimbiñgan mo sa pag ca gulaylay.
Datapua,t, ayao acong patauarin
dito sa guinauang camaliang linsil
pahatdan mo poon sucat icailing
niaring aquing buhay at hiniñgang angquin

ENRIQUETA. Yaring aquing puso na lubhang panatac
ñgayon pinilit mo napina pag liab
sa bibig cong pipi ñgayon ay pumulas
uicang di marapat may saping camandac.

Cung dañgan ñga lamang aquingtinitignan
quinalalaguian co dapat pañginlagan
dis'n at cung hindi iyong napaquingan
camandac na sabi di co na duluhan.

BELM. Sa maling guinauang iyong minapait
uala acong sucat lunas na icapit
matua ca lamang pinopoong lañgit
aquing iui-uindang yaring aquing dibdib.

*Arranca la daga en el cinto.*

mismo. Yayamang ualarin ñgayong ina asa
dini sa puso co sucat iguinhaua
(acción.) cung di ang mamatay manao ang hiniñga
ENRIQTA. piguilin ang camay isalong ang daga
BELM. Hinadlañgan baqui,t, dimo binayaan
dibdib co,i, iuasac ñg hauac cong puñal
ENRIQTA. icalaua itong calapastañganan
na ibig mong gauin.
BELM. namamaling tunay.
Pagca,t, aco.i, lasong sa mahal mong mata
ano,t, di bayaan manao ang hiniñga
ENRIQTA. icao ay mag balic bucas ñg umaga
antaing manaog alilang doncella.
Paalam sa iyo.=(Vase y sierra la ventana.)
BELM. na uala at sucat
ang talang bituin sa lañgit sumicat
cahit manauari pañgaco.i, matupad
at huag maraya ang aba cong palad.

*Acerca á los musicos.*

Cayong maguinoong sa hirap dumamay
itong nacaya co iñong pag damutan

*Saca dinero en el bolsillo y dándosela.*

caragdagan nito cung sacali,t, culang
sa ibang panahon saca cona punan.

*Vanse todos los músieos despues de recibir el dinero que le ha dado.*

MAMR. Dito sa amo co aco,i, naa-aua
alañgan umiac alañgan matua
itong ini-ibig ay culong sa lungá
at pinag cacasia sa puro buñgañga.

BELM. Sa iyong acala aliping Mambrillo
gagampanan caya ito sa hulo mo

MAMB. atin pong subuquing bucas pumarito
ñg iyong matalos cung magca totoo.

*Vanse Mutación: bosque y sale Loandro.*

LOAND. Nag aalañgan ñga sa lacad cong ito
pasa Dinamarca ñgayon hanapin co
yaong si Belmonte na aquing catoto
tiuala ñg Conde bilang na privado.
Yaring aquing paa sa tuing ihagbang
anaqui ñga mandin ay nabi-bigatan
na cung curuin co at huloing tunay
may malaquing dahil sacunang daratnan.
Yaring aquing dibdib ay cacaba-caba
parang binabayo liniliguis baga
at nag cacabuhol ang tañgang hiniñga
hindi mag ca uasto ang lungcot cong dala.
Caya ang marapat aco ay mag balic
mui sa Sevilla limutin ang nais
cuning sa Convento ang bunso, cong ibig
sa lual ñg Lorena manahan ñgang tiquis.
Doon mag tumiguil at cami matira
hangang may mag daan aco,t, macaquita
ñg isang guinoong dating caquilala
at ñg ma itanong ang nasapit baga.
Na tungcol sa aquin ang ipinaratang
ng daquilang Conde at consejong caual
cung na aninao na, na aco ñgang tunay
uala mang gabahid na guinauang sinsay.

Ma auaing Dios icao po,i, mahabag
sa iyong obejang ualang budhing oslac
liuanagan morin sa lico ñgang hagap
yaong nag parali na Consejong sucab.
Calabuang ito ay paliuanaguin
ñg hindi manirá aco sa hilahil
sa hiduang sigalot ay maca iuas din
alang alang na po sa ina mong Virgen.
Aco,i, babalic na sa bayang Sevilla
at sa bunsong anac ay maqui-quipag quita
tuloy pa á alam sa madre Priora
puno ñg Convento ñg Santa Cacilia.
At cung matapos na aming tut ñguhin
ang bayang Lorena ñg anac cong guilio
cahit manauari cami macarating
ñg ualang sacuná sa bayan ñga namin.

*Vanse: Mutacion Calle, el Convento á la derecha, sale á la isquierda. Belmore y Mambrillo.*

BELM. Mambrillo talasan dalaua mong mata
baca macaraan ang piling doncella
MAMB. huag mabahala sumatahimic ca
at hindi lalampas at asahan mo na.
BELM. Itong tagobilin dico man isaat
narinig bantaco at iyong talastas
MAMB. que ulit mo naman hindi po lalampas
ang dico masacop cung ito,i, lumipad.
BELM. Ang sabing aglahi huag mong haloan
ñg hindi mapuot quitay cagalitan
MAMB. cung ang mapapala nitong pag babantay
mumurahin mo pa quita ay i-iuan.
Caya ang mabuti bayaan mo aco
ipinapañgacong dica ma á-ano
aquing sisicañgan ang mañga mata co
ñg hindi mapiquit ó señor cong amo.

*En este instante abre la puerta del couvento Mambrillo adelanta y escucha*

MAMB. Dumarating na po ang alilang bugao
anaqui may sulat na dala sa camay
matua canapo bauahin ang lumbay
lumapit lapit ca dito sa pintuan.
BELM. Diata Mambrillo tunay ang sabi mo
MAMB. Jesus que ma ulit lumapit ca rito
at may bulaclac pang na sucsoc sa ulo
BELM. cung gayon umurong at bayaan aco.

*Sale Amalia llevando una carta en la mano.*

BELM. Butihing dalaga lacad mo,i, mahadlang
at may itatanong sa iyong carictan
ang dala mong sulat na hauac sa camay
canino mo baga ñgayon ibibigay.
AMALIA. Sa iyo guinoo at di ñga sa iba
padala ñg guilio sintang Enrequita
na ipinañgaco na ñgayong umaga
iyong tatangapin na ualang pag sala.

*Entrega la carta y Belmore lo guarda.*

BELM. Anong igaganti ñgayon ñga sa iyo
butihin dalaga dito sa pagod mo
MAMB. pahiran sa tumbong ñg sebo de macho
at ñg sia naman ay magca consuelo.
BELM. Bibig mo,i, ticumin at huag sumabad
sa salitaang ito ay dica nararapat
MAMB. cung hindi paciencia,
BELM. huag cang mañgusap=(á Mambrillo)
mag isang bayaan acong sumiyasat

*(A Amalia) Saca una moneda de oro y lo da á esta.*

Itong nacayanan ñgayon tangapin mo
butihing doñcella bigay co sa iyo=recibe
AMALIA. nag papasalamat buñing maguinoo
sa lahat ñg Oras—pag utusan aco.
Ñgayon pasintabi at aco,i, pa alam
at doon sa plaza ay inu-utusan=Vase
BELM. ang mahal na Virgen icao ay samahan
tangol ca naua sa buthing sucaban.

Sa bahay ang sulat aquing babasahin
ang napapalaman ñg cusang malining
abata Mambrillo lacad mag tumulin=Vase
MAMB. sulong na Tenorio at ñg magupiling.

*Vanse: Mutación sala y sale Ernesto Eliodoro,*

*Leopoldo y Pascacio.*

ERNTO. Cayo uala bagang balitang tinangap
sa mañga Villanong nanahan sa gubat
ELIOD. uala buñing Conde caming na tataiap
tungcol sa ligalig icapa-pahamac.
Cung itatanong mo ang catahimican
lubos na sagana sa loob ñg bayan
dapua,t, sa lual bandang cabuquiran
ang dico masacop ó Condeng mahal.
LEOP. Nag yayao,t, dito aco ñga sa buquit
ano mang balita ualang naririnig
ang tanang pastores ay nasa tahimic
at ualang gambala acong namamasid.
PAS. Na cung may ligalig matatantong agad
sa mañga pastores nanahan sa gubat
at di malilihim balita,i, cacalat
na hangang dumating sa loob ñg Ciudad
ERNTO. Catunaya,t, hindi ó mañga Consejo
paronan dalauin ang mañga soldado
naroon sa muog bantay sa Castillo
huag matutulog pag bilinan niñó.
Ang mañga pintuan parating isara
na bago ñga bucsan sisilipin muna
at baca sacali na may palamara
cataniman natin pumasoc pag daca.
Iñong pag lamayin Consejos cong tanan
huag mag pabaya sa gabi at arao
cung tayo,i, maguipit mahirap ñg tunay
at di ñga malayo cusang mapipilan.
ELIOD. Ang iyong sinaad marahil ñgang datnin
at catotohanan ang ipinag turing
hindi mag cuculang isang mag tatacsil
na sa caramihan ñg ca auay natin.

LEOP. Tunay ang sinabi ñg duque sa Cairo
di dapat lumagay sa tahimic tayo
lalo nañga Conde sa pinadala mo
mahigpit na utos sa Villa,t, Condado.

PASC. Mañga taong ito,i, pilit magagalit
at hindi aamin sa pita mo,t, nais
cusang mag babalac isang di matuid
tayo,i, parituhan salacaing tiquis.

ERNTO. Hindi nagugulat aco cañgino man
cahit silang lahat ay mag pisan pisan
dito,i, mag si gubat sa Castillang bayan
isinusumpa cong quiquitlan ñg buhay.

At di ma áaua aco,t, mahahabag
pag pugot ñg ulo sa lupay ilagpac
sa dugong babalong manimbulang lahat
hangang di malipol silang mañga sucab.

ELIOD. Hindi natataco,t, aco camuntiman
cahit pumarito sila sabay sabay
isinusumpa co ó Condeng marañgal
aquing lilipulin silang calahatan.

At di mag tataglay camuntimang habag
pag ulos, pag taga, sa ulo,i, pag tacpas
hangang di lumuhod humiñgi ñg tauad
at icao quilanlin p on nilang lahat.

LIOP. Cahit pa itaas pasa pañganorin
sa tañgan cong tabac ay hahalihaoin
mag ago mang cahit sa suloc ñg bañgin
sasalicsiquin co,t, cusang papatain.

Cung sila,i, sumuco Conde cumilala
sa impoc mong dañgal dito sa Castilla
patatauarin co,t, di b biguiang dusa
caca ibiganin silang parapara.

ERNTO. Icao don Pascacio ang tungcol mong dapat
dito ca matira sa loob ñg Ciudad
iyong alagaan baca may pumulas
na caauay nating palamara,t, sucab.

Ang mama-mayani ay cami na lamang
at mañga soldados na casamang acbay
pinto ñg muralla iyong alagaan
sampo ñg tanan ñgang naroroong bantay.

Pinto ay ilapat at parating sará
na bago, pabacsan ay silipin muna

PASC. aquing tutuparin bilin mong lahat na
ualang lilisia na cahima,t, isa.

ERNTO. Caya abatayo mañga aquing caual
ñg iñong matupad tanang ca utusan

TODOS. caming iyong campon hindi sumusoay
at tumatalima sa utos mong tanan

*Vanse: Mutación Jardin á la derecha una asotea con escala en medio un fuente de agua donde aparecerá una los cuando pida el actor, la escena divididi en dos partes á la isquierda donde figurara el muro del jardin· aparece Enriqueta sobre la asotea y dice.*

ENRIQUETA. Sa tahanan silid aco ay lumabas
halos gumagapang na nag aapuhap
sa pagca,t, uala ñgang ilao na mamalas
dilim ay malabis nanaca sisindac
Ang Jardin ñgang ito ay nababacuran
at libid ñg bato at ualang pituan
pa anong pag pasoc saan mag daraan
cung hindi mag sandig ñg isang hagdanan

*Sala á la isquierda Belmore.*

BELM. Na cung tayahin co lubos na yamot na
pag antay sa aquing sintang Enriqueta
ilao cong pañgaco di sumisilay pa
hindi ñga malayo mag tagl.y pañgamba.
Sa bagsic na impoc ñg talismang iñgat
aco,i, paraanin bato,i, mag si hulas

*Parte de la pared desmorona abre paso. á Belmore y entra.*

mag balic sa dati bato ay lumapat
sa bucalang tubig ilao ay sumicat.

*Aparece una luz en el tope del fuente de agua.*

ENRIQUETA Cahima himala ang caliuanagan
na biglang bigla ñga sa Jardin sumilang
at sa dacong duyo Belmore,i, na tanao
baquit naca pasoc at saan nag daan.

*Baja de la asotea y derige donde esta Belmore y este al ver que acerca Enriqueta pone derrodillas.*

BELM. Ang abang alipin ñgayong nanaluhod
sa mahal mong harap butihing alindog
na di acalain ñgayon macapasoc
sa pag ca,t, ang jardin bato,i, nababacod.
At uala ñgang pinto na mapapasucan
cung di ñga mag sandig ñg isang hagdanan
dico sinasadia bato ay nabucsan
caya,t, nacapasoc sa jarding aliuan.

ENRIQUETA. Icao ay mag tindig sa pagca luhod mo
at may itatanong Belmore sa iyo.—Levanta
ang ilao na iyang tumatanglao dito
sino ang nag lagay sabihing totoo.
Huag mag caila aco,i, pag tapatan
isina samo co Belmoreng marañgal
ca pag inilihim ay iyong tandaan
icao ñga ay aquing pag hihinampohan.

BELM. Cahit ang buhay co ang iyong mapita
dico icacait poong Enriqueta
ang ilao na ito na masid ñg mata
talaga ñg lañgit at ñg tanglaoan ca.
Sa niluñgoy luñgoy nahabag sa aquin
pinag calooban ang bala cong hiñgin
caya ualang dila acong ipag turing
ñg pag pasalamat sa ma auang Virgen.

ENRIQUETA. Icao,i, taga saan baquit naparito
sa bayang Sevilla anong iyong tuñgo

BELM. poong Enriqueta isasalaysay co
cung ano ang dahil caya,t, naparito.
Ang quinaguisnan co ang Lorenang bayan
mulang na ulila tinuñgo ang parang
aco ay pinucao isang panaguimpan
at siang nag dala sa aqui,t, umacay.

Cahit ang diquit mo di napapanuod
mahal mong pañgalan ay aquin ñg talo:

ENRIQTA. sino ang nag sabi

BELM. ang sariling loob
gaua ñg pañgarap pumucao ñg tulog.

ENRIQUETA. Tahi tahing lahat tanang isinulit
di maniniuala cahimat ipilit

BELM. ibig mong iuindang yaring aquin dibdib
ang catotohanan ñg iyong malirip.

ENRIQUETA. O Conde Belmore cahit isumpa mo
di mani-niuala aco ñga sa iyo

BELM. cung gayon uala cang tiualang totoo
at sa sinuñgaling na palagay aco.
Banta co'i minsan man diquit mo,i, naquita
cahit cababayan tayo ñgang dalaua
sa pañgarap lamang caya,t, naquilala
at quitay sinundan dito sa Sevilla.
Quinalalaguian co bundoc na tahanan
ay malagong lubha sa Lorenang bayan
caya,t, naparito ang siang umacay
pag harap sa iyo buñgang panaguimpan.
Cung ang paquinabang sa lahat cong pagod
buhay pinuhunan ang aco,i, ma ayop
ano ang gagaoin capalaray capos
patauarin aco sa ninasang bugtot.
Yayamang uala rin lunas na ma asa
aanhin ang buhay at tañgang hiniñga
pa alam sa iyo poong Enriqueta=Paso

ENRIQTA. mag hintay Belmore=(Vuelve.

BELM. may irurugtong pa,
Lason at camandac pang ualat sa dibdib
ó nasa mo yatang mata mo,i, masilip
dito maguing bangcay

ENRIQTA. ticumin ang bibig
huag mong pilitin na aco,i, magalit.
Mañga panagod mong sabing pasilambang
nanaca rurumal dinguin at paquingan
caya hayo cana sa iba ñg arao
sacana lutasin itong salitaan.

BELM. Camay mo man lamang sa aquing pag alis
ay pabaonan mo mutiang ini-ibig
ENRIQTA. pahintulot co na icao na humalic
sa mañga camay co.=dá la mano.
BELM. pasintabi lañgit=coge la mano y besa.
Icao mag balic na sa Seldang tahanan
ENRIQTA. pa alam sa iyo=Vase por la asotea
BELM. Dios ay samahan.=acompañadala
cahit manauari aco,i, ca auaan
at mag hilambot din ang puso mong bacal

*Vuelve en la escena.*

Macalarang lañgit sa hirap cong ito
sa mahal mong aua umasa aco
maguing dapat naua dito sa bigay mo
maguing capalaran lunas sa buhay co.

*Paso y aproxima en la pared.*

Cayong nañgag hilom batung naca ugnay
sa capangyarihan taglay cong talisman
mag marali ñgayon aco,i, biguiang daan
pag labas sa jardin na quinalalaguin.

*Las piedras desmorona y abre paso y este sale fuera del jardin.*

Aco,i, yayao na sa bahay tutuñgo
aquing hanapin aliping Mambrillo
ñg mag camit alio ang dusang sapupn
ay pasasa bundoc aco,t, mañgañgaso.

*Vanse y TELON.*

## Fin de la 1.a noche.

---

**PAUNAWA:—Maquiquita sa icalauang bahagui ang carugtong nang buhay na ito.**

# SEGUNDA PARTE

DEL

DRAMA FANTÁSTICO

y en verso tagalo: titulado

# BELMORE Y ENRIQUETA

Ó LA

# MEDALLA DE ORO

MANILA
IMPRENTA DE FAJARDO Y COMPª
40 PLATERIAS 40
1904.

# SEGUNDA PARTE

DEL

# DRAMA FANTÁSTICO DE MAGIA

y en verso tagalo títulado

# BELMORE Y ENRIQUETA

Ó LA

# MEDALLA DE ORO



MANILA

IMPRENTA DE FAJARDO Y COMP.ᴬ

109—CARRIEDO—109

1904.

*Ito'y aring tunay ng̃ Librería ni*
*J. Martinez.*

---

# PERSONAGES.

SUNOD SA UNANG ACTO.

| **Castilla** | **Lorena** |
|---|---|
| D. ERNESTO. | D. ALBERTO. |
| ,, ELIODORO. | ,, ALFREDO. |
| ,, LEOPOLDO. | ,, ARCENIO. |
| ,, PASCACIO.—VIEJO. | ,, ELICEO.—VIEJO |
| SEVILLA. | — |
| | ,, LOANDOR. |
| PRIORA | ,, ENRIQUETA. |
| AMALIA.—DONCELLA | ,, BELMORE. |
| DEL COLEGIO. | |

ÇASTILLA.

*Mambrillo y Cloelia.—criado.*

1.er acto—Truenos y relámpagos y lluvias de fuego.

2.er acto—La pared desmorona y vuelve á su ser. El fuente de agua trasforma en una celda con puerta trasparente y vuelve á su ser.

3.er acto—El fuente de agua transforma en un faro con cuatro luces diferentes y la pared desmorona y vuelve à su ser 2 veces.

## Segunda Parte

*La escena representa bosque: sale Belmore y Mambrillo con pica.*

BELM. Lumabas sa bayan aco,t, naparito
ticang mag lilibang n̄gayo,t, man̄gan̄gaso

# Segunda Parte.

*La escena representa bosque: sale Belmore y Mambrillo. con pica.*

BELM. Lumabas sa bayan aco,t, naparito
ticang mag lilibang ñgayo,t, mañgañgaso
pumatay ñg tigres Vivora at Oso
na nag sisigala sa bundoc na ito.
Cung mag saua nañga sa baya,i, babalic
maquiqui pag quita sa sinta co,t, ibig
ñg aquing matalos ang taglay cong saquit
cung may aasahan lunas yaring dibdib.
At cung uala naman aalis na aco
sa tahanang bundoc muling patutuñgo
at cung nalulumbay ay ang gagauin co.
cusang mag lilibang sa ibang Condadoi
Talagang di palad na aquing macamit
ang cay Enriqueta cagandaha,t, diquit
caya,t, di nangyari di loob ñg lañgit
capalarang ito sa aquin di capit=*Paso.*

MAMB. Itong aquing amo ca auaaua naman
hindi macacain sang subo man lamang
dalamhating iñgat ay lampas lampasan
sa puso at dibdib hangang caibuturan.
Titiñgin sa lañgit bubuntong hiniñga
saca tatauaguin sintang Enriqueta
itong tinatauag ay nasa bodega
pintong lalabasan parati ñg sará.

Na cung diñga lamang bilang magagalit
sasabihin cona na dito,i, umalis
humanap ñg iba na anac ñg duques
princesa,t, Condesa sa ganda ay labis.

Anong mahihita dian sa mahirap
na ualang macain sa salapi,i, salat
cung dañgan ñga lamang ang sinta ay bulag
cahima,t, ñga duling hindi namamalas.

Ay ualang catulad ang tiñgin ñg mata
buñgí man ang bibig at pilay ang paa
hinahalintulad Ester ang capara
na niluluhuran ñg tanang planeta.

BELM. Aco ay tutuñgo sa bandang itaas
at ñg macasumpong ñg uso,t, vivoras=*Paso*
VOS DTRO mag antay Belmore piguilin ang lacad
ang utos ñg lañgit dinguin mabanayad.

Paroong marali sa bayang Castilla
ang dalauang hucbong doo,i, nag babaca
iyo ñgang auatin pag aauay nila
at magca hiualay na di nila taya.

Ang puno,t, dahilan cun saan nangaling
na may halong tacot sa parusang tambing
sa cani canilang bayan macarating
nag cacandarapa di ma piguil piguil.

BELM Mataas na lañgit aco,i, sumusunod
sa balang iatas sa ovejang cupcop
abata Mambrillo sa Castilla,i, masoc
at alinsunorin ang utos ñg Dios.

Papayapain co dalauang armada
sa campong patayan maquiqui pag baca

at utos ñg Dios sansalain sila
ñg hindi ma iling na cahimat isa.

MAMB. At ang señora mo doon nag aantay
anaqui marapat tayo,i, mag paalam

BELM. di ñga malalaon tayo sampong arao.
Mambrillo sumunod ñg di nababalam.

MAMB. lumacad cana po at susundan quita

BELM. huag tumiualag

MAMB. Jesus que caramba
sulong aquing amo bahala,i, acona.

*Vanse: Mutacion Calle sale Cloelia llevando en la mano un garrote.*

CLOELIA. Pagod na pagod na aco ñg pag lacan
sa diablong Mambrillo ñgayon ñg pag hanap.
pag nasumpuñgan co ang lilo,t, duliñgas
aquing pipiliting ipin ay ilagas.

At lulumpuhin co ñg baston cong dala
ang dalauang tuhod nitong palamara
yamang di marunong utang cumilal
at quinacaila pag alaga baga.

Ñg siya,i, may damdam at datay sa banig
hinihimas himas ang licod at dibdib
pinag lalamayan sa gabing tahimic
may tatlo ñgang buan cung huluing tiquis.

Ang ganti sa aquin ñg sucab at lilo
ñg gumaling nañga paluhain aco
pahabol habulin samo samoin co
ñg aco,i, malibang ay biglang tumacbo.

Tinuñgo ang gubat mañga casucalan
naȢ tago sa yuñgib dico matagpuan
mag paca tatag ca lilo,t, tampalasan
pag quita,i, naraquip aba ñg iyong buhay.
Di aco tatahan saan man mag suot
isinusumpa co sa harap ñg Dios
na hangang may lacas hindi ñga tutugot
cahit mag tago man sa parang at bundoc,
Aco,i, patutuñgo sa bundoc na yaon
at baca sacali doon ay masumpong
pilit manghihina sa malaquing gutom
at malulupaypay ang sucab at pusong.

*Vanse. Mutacion bosque con un peñasco á la izquierda, á la derecha la muralla de Castilln, Sale Belmore y Mambrillo.*

BELM. Dito di sasala ñgayon ay daraiing
ang hugbong caauay na cung saan galing
sa pinag na ito icao,i, mag tumulin
mañgubli ñga tayo ñg hindi mapansin.
MAMB. Sa pinag na iyan di dapat mag suot
at iyan taguan ñg ajas na cuyog
BELM. sumama Mambrillo huag cang matacot
isapanatag mo ang puso at loob.

*Vanse los dos y oculta de trás de la peña en este instante sale don Alberto, Alfredo, Arcenio y soldados armados.*

ALBERTO Sa tapat ñg muog yamang narito na
sumandali tayo ñgayon mag pahiñga

at ating isipin ang marapat baga
nitong pag salacay dito sa Castilla.

ALFREDO Cung aco ñga lamang ang siang susundin
Conde don Alberto atin nang pasuquin
at ñg mapipilan na matutop natin
itong castellanos tampalasa,t, tacsil.

ARCENIO. Piliting maraquip condeng palamara
at tanang consejos casabuat baga
huag biguian daan macatacas sila
tumacbo sa bundoc cahimat isa.

ALBERTO Cung gayon ay atin ñgayon salacain
muralla,i, iualat bantay ay patain
icao don Alfredo Palacio,i, aquiatin
Conde don Ernesto siang salicsiquin.
At icao Arcenio doon ca lumagay
sa alagang plaza na quinalalaguian
ñg mañga Soldados ñg Castillang bayan
at sa dacong landas aco ang haharang.
Nang di maca iuas na cahimat isa
nitong Castellanong lilo,t, palamara
bilin co sa iño talasan ang mata
ñg marali natin camtan ang Victoria.
Mañga aquing caual sabay na lumusod
lipulin ang bantay soldados sa muog

*Entran todos en la puerta de la muralla.*

Vos dtro. Conde don Ernesto cami ay daluhan
naca pasoc ñgayou ang mañga caauay

LORENA. pag hindi sumuco cayo,i, mamamatay
at dito sa campo pilit titimbuang.

*Asoma Belmore.*

BELM. Ang hugbong caauay na taga Lorena
Conde don Alberto siang nan̄gun̄guua
ano cayang dahil galit ay gayon na
biglang sinalacay loob n̄g muralla.
Aquing áantain na dito,i, lumabas
ang dalauang hucbong n̄gayon mag lalamas
n̄g aquing matupad sa lan̄git na atas
na mag ca hiualay na may halong sindac.

*Belmore vuelve á ocultar en la peña; Sale peleando Ernesto, Elíodoro, Leopoldo y soldados; contra don Alberto, Arcenio y soldados despues de algunas vueltas paren.*

ERNTO. Conde don Albertong palamara,t, lilo
ualang sabi cami ay guinulo
ang ley n̄g guerra ay tinalicdan mo
n̄gayon ang marapat putlan ca n̄g ulo.

ALBERTO. Sa taong masama di dapat ibigay
utos n̄g matuid leing catuiran
bunutin ang dila siang carampatan
at putlan n̄g liig n̄g di pamarisan.

ELIOD. Itong catacsilan na iñong guinaua
ay pag babayaran man̄ga solopica
sa cataua niño ang dugong babaha
dito rin lalan̄goy cayo,t, mahihiga.

ALFREDO. Tadhana na ito man̄ga tampalasan
mag sasabay cayo lulusong sa hucay
ualang matitira na cahit isaman
lilong malulupit masun̄git na asal.

LEOP. Bibig mo,i, isará ñg hindi masibac
sa talim ñg aquing nataglay na tabac
ang alalahanin niño mañga oslac
mag sasabay cayong sa hucay sasadlac.

ARCENIO. Di pa mañgilabot tacsil palamara
at mahintacutan ñgayo,t, mañginig ca
sa talagang hucay na u-umang cana
na cabubuliran sa sang quisap mata.

ERNES. Mañga aquing caual anong ina-antay
at dipa lusubin ang mañga sucaban
Castellanos capag di sumuco lumuhod ñgang tunay
dito mahihiga sa campong patayan.

ALBERTO. Huag biguian daan silay macatagbo
mañga aquing caual na piling Consejo

Lorena. palad ang lumigtas niño Castellano
na di titimbuang sa parang na ito.

*Pelean mientras ejecuta los contrincantes la batalla, sale Belmore donde está oculto.*

BELM. Sa taglay na bagsic ñg talismang taglay
mag dilim, cumulog, apoy ay umulan
ang dalauang hugbong ñgayon nag aauay
sa sang quisap mata ay magcahiualay.

*En este instante obscurece, empiesan los relampagos y truenos al mismo tiempo lalluvia de fuego, estos separan cada uno á su lugar tanteando ror la obscuridad,*

ERNTO. Mañga aquing caual tayo,i, magsi pasoc
sa muog ñg hindi sa apoy matupoc

Castellanos lacad at cami po,i, sa iyo,i, susunod
at ñg macaligtas sa apoy at culog.=*Vanse*

ALBTO. Tuñguhin ang bañgin mañga aquing sama
ñg hindi mapugnao sa apoy na bugá

Lorena. lacad at susunod cami ñgang lahat na
bayaang mag daan ang unos at sigua.=Vase.

*Cesan los truenos y las lluvias de fuego, sale Belmore y Mambrillo.*

BELM. Yayamang natupad ang utos ñg lañgit
aco sa sevilla muling mag babalic
aquing dadalauin ang irog co,t, ibig.
sintang Enriqueta lunas niaring dibdib.
Aco,i, inaantay hindi ñga sasala
cusang isaloob aco,i, umalis na
at ang inihain dinuñgoy na sinta
ay aglahin lahat parang pasumala.
——. Mambrillo ang lacad ay iyong tulinan
ñg biglang sumapit sa Sevillang bayan

MAMB. sa lacad ñg lacad na di nag tatahan
masaquit ñg lahat ang buto co,t, laman.

*Vanse: Mutación Sala: sale Ernesto Eliodoro, Leopoldo y Pascacio.*

ERNTO. Ang himalang yaon na ating naquita
nag dilim, cumulog, apoy ay bumuga
sa aquing acala padalang parusa
ñg lañgit sa atin cung di sa cabaca.
Na taga Lorena na nag buthing haling
nag isip ñg lico gauang pag tatacsil

ualang embajada sumagasang tambing
pinatay ang bantay na soldados natin.

ELIOD. Marunong ang lañgit mag bigay parusa
sa taong doliñgas lilo,t, palamara
at itinatangol ang macacabaca
na tapat na loob para ñg Castilla.

Na bahid may ualang gauang calicoan
sa ley ñg matuid di humihiualay
anoman ang gauin cusang tinitimbang
na cung nararapat ñg hindi masinsay.

LEOP. Lañgit ñg maquita taao,i, maguiguipit
ang himalang ito biglang pinahatid
ang apoy na ulan gayondin ang lintic
nag salisalimbay sa parang at yuñgib.

At ang cadiliman nanaca sisindac
tayong calahatan pauang ñg apuhap
gumagapang halos sa parang at gubat
na hangang sa muoc tayo ay tumambat.

PAS. Ang cababalachao na nangyaring ito
talaga ñg lañgit at poong si Cristo
ang pananalañgin ay dagdagan niño
ñg tayo,i, itangol sa may budhing lilo.

Na taga Lorena sucab at balauis
sa ganid na hayop doon naquiparis
nilimot ang dañgal carañgala,i, quipquip
at ang pina iral asal na bulisic.

ERNTO. Duque don Pascacio sa iyong sinaysay
aco,i, uma ayon siang carampatan
tayo,i, manalañgin sa Virgeng timtiman
ñg itangol nauá sa mañga sucaban.

Icao daraquilang buñing Eliodoro
huag palibanin n̄gayondin patun̄go
doon sa muralla maraling tignan mo
baca nag si alis bantay na soldado.

At ang man̄ga pinto hindi isinara
nilaguian n̄g susi,t, pina ubaya na
at baca sacaling bumalic pag daca
pag lipas n̄g dilim humatdang na sigua.

ELIOD. Huag mabahala aquin pong titignan
ang muralla natin at soldadong bantay
gayon din ang pinto cung pinasusian
doon sa deguardia may tungcol n̄gang tunay

Cusang daragdagan bantay na soldado
na pauang bihasa datihan sa campo
cahit sumagasa yaong man̄ga lilo
ay di hamac hamac canilang matalo.

LEOP. Uala na banta co at nag si tacbuhan
tinahac ang ban̄gin man̄ga caparan̄gan
nag cacandarapa halos gumagapang
tinun̄go ang landas n̄g Lorenang bayan.

Cung sa pag babalic malayo n̄gang tiquis
sa malaquing sindac canilang nasapit
na parusang hampas pahatid n̄g lan̄git
sa masamang budhing canilang ninais.

PAS. Mabuti rin naman ang pinto,i, susian
na hangang lumipas isang tatlong arao
at tayo,i, mag utos n̄g lihim na caual
ang taga Lorena ating ipatanao.

Cung ualang maquita bago ipabucas
pinto n̄g muralla n̄g Castillang Ciudad

manĝa nag tatanim ay nĝ macalabas
sampo nĝ may hayop nag gala sa gubat.

ERNTO. Caya abatayo manĝa aquing caual
nĝ iñong matupad ang utos cong tanan

TODOS. caming iyong campon ay sunod sunuran
sa bala mong atas ó Condeng maranĝal

*Vanse: Mutacion bosque, sale armados don Alberto, Alfredo, Arcenio y soldados*

ALBTO Hindi co maisip mahaca nĝ loob
ang himalang yaon ating na panood
ang caliuanagan nĝ arao sa bundoc
ay biglang nag dilim sumiguat cumulog.
Ualang ibinubo apoy at di tubig
umaalimpuyong ang ugong ay labis,
nalaglag na apoy ano at cung baquit
ay diman nasunog ating mĝa damit.
Tinacbuhang lupa ualang sampong dipa
ang dating liuanag biglang napaquita
napaui ang dilim nauala ang sigua
at ang cainitan umiral pag-daca.

ALFREDO. Sa ulo, sa muc-ha gayondin sa camay
apoy nabumubo aco,i, pinatacan
ay ualang masabing init na dinamdam
cung nataco,t, aco ay sacadiliman.
Caya ang pag tacbo di lubhang maralas
at tinitignan co apoy nĝ pag patac
bagaman nag taglay nĝ camunting sindac
sa nag sasalimbay na culog sa gubat.

ARCENIO. Ang cababalachan ating na panood
cung aquing huluin curuing tibobos
isang encantadong naroon sa bundoc
ang siang may lalang nitong siguat culog.
Ayao na pumayag tayo n͠gay maquita
na capua biñagan ang siang mag baca
at sa catunayan uala cahit isa
bilang napalun͠gi nanasunog baga.

ALBTO. Cung tatayahin co ay hampas n͠g Dios
sa man͠ga cuhilang lilong Castellanos
caya,t, nag pa unang pumasoc sa muog
tacot namasilab sa apoy masunog
Ang duquen cuhila aquing tinitignan
nag cacandarapa pag tagbo sa bayan
cung di n͠ga sa dilim pinan͠gi-n͠gilangan
na patay co sana ang lilo,t, susaban.
Tapos nan͠ga n͠gayon ang madlang ligalig
n͠g bayang Castilla at sampo n͠g cabig
itong namumunong na lilo,t, balauis
ay nalibing nan͠ga sa hucay nabulit

ALFREDO. Mahaba yang arao saan paroroon
na di mararaquip ang lilo. at pusong
caya,t, macaligtas at hindi maburol
cung uala na tayo na soldadong campon.
Alin man sa atin sacaling buhay pa
sa gauang pag ligtas ay huag umasa
at sa ating camay itong palamara
pilit mahuhulog na uala n͠gang sala.

ARCENIO. Cung tayo n͠gang lahat caniang mapatay
saca macacamit ang catiuasayan

dapua,t, na hangang na may isang buhay
na bibiñgit sia sa tadhanang hucay.
Sa munting mahipan ñg simoy ñg hañgin
pilit masasadlac sa libiñgan taning
ibig man umahon ay malayong tambing
at nararaganan batong nag salupil.
Caya ang marapat tayo ñga,i, magbalic
at mag tipong muli ñg soldadong cabig
sa bayang Castilla ay bago pumihit
at ating lusubin yaong malulupit.
Lacad abatayo mañga aquing caual
at pañganib dito sa quinalalaguian

TODOS. cung siang loob mo ó Condeng marañgal
caming iyong campón ay sunod sunuran.

*Vanse. Sale Mambrillo llevando en la mano una fruta que comer, y eetará firme á la izquierda del espectador.*

MAMB. Cusang napa iuan sa cagutuman co
nañgiñginig halos ang tanan cong buto
salamat na lamang naca pulot aco
ñg isang matamis hinog na mabulo.
Pinag taquip gutom cung caya,t, lumacas
sa oras na ito aco,i, nacalacad
disin at cung hindi hiniñgay na utas
nalibing na rito sa guitna ñg gubat.
Ang Condeng casama di aco na ino
na hindi casunod at na iuan aco
cahit manauari ay matutuhan co
landas ñg Sevilla sa bayay patuñgo.

Huag din maligao sa talagang daan
malualhati acong dumating sa bayan
iligtas din naua sa mañga tulisan
narito sa bundoc taong manghaharang.

*Pone de espalda mirando al bastidor como observando el camino donde pasará, sale á la derecha 2.° ter míno Cloelia llevando en la mano un garrote sin adelantar á la escena. y fija á Mambrillo.*

CLOELIA. Yaong nag lalacad sa masid co ñgayon
ay hindi sasala si Mambrillong buhong
marahang lalapit ñg di ñga ang pusong
ñgayon macatacbo sa libis ñg burol.
Aquing yayapusin ang lilo sa bay-uang
ano mang mangyari ico bibitiuan
hangang di sumagot siay pacacasal
sasama sa aquing sa Castillang bayan.
At cung mag pipiglas dala cong talucod
aquing papaluin sa dalauang tuhod
sacaling malumpo iuan co sa bundoc
ñg siay masila ñg Vivorang hayop.

*Se acerca muy despacio dejando el baston á un lado y al estar proximo, Mambrillo da la vuelta y al ver, echa á correr y Cloelia le persigue dando vuelta todo el escenario y para.*

CLOELIA. Huag mong pagurin aco ñg pag habol
icao ay huminto paquingan mo ñgayon
itong sasabihin talaga cong layon
MAMB. aco ay aayao layo ca tentacion.

Sa tao ñgang cuan ay aayao aco
maquitalamitam, ano narinig mo
CLOELIA. sa uicang mahiman cung ayao ca pillo
ang marapat ñgayon basaguin ang ulo.

*Vuelve á persiguir de palos á Mambrillo, mientras este huye dando vueltas en todo el escenario y para.*

MAMB. Pinipilit aco ñgayon na magalit
'nito ñgang babaeng na muc-hang bubuit
hahauacan quita sa paa bulisic
ipag hahampasan dito ñga sa yuñgib.
CLOELIA. Diata,t, ayao ca sa aquin sumama
na muling mag balic sa bayang Castilla
MAMB. huag cang maulit mui cang mag isa
yaring aquing Virgo patauarin mona.
Aco may panata sapol maguing bata
ang Virginidad co di ipasisira
cahit anong ganda babaeng mag nasa
caya huag pilitin para mo ñg aua
CLOELIA. Sa samo co,i, dica ñgayon pahinuhod
mabuting lumpuhin dalaua mong tuhod
MAMB. cung macatagal ca ñg tacbo sa bundoc
abante señora, señorita,i. adios.

*Echa á correr hasta dentro y Cloelia le persigue á palos, y despues vuelve en la escena llorando.*

CLOELIA. Lalaquing masama hayop ang cabagay
na hindi marunong mag bayad ñg utang
isinusumpa co anomang caratnan
pag nahaguilap ca aba mo ñgang tunay.

Dico tutugutan cung di maca ganti
at di n̄ga tatahan anomang mangyari
sa iyong inasal sa aquin pag api
sucdang icalagot n̄g hinin̄gang iui.
Babalic n̄g muli sa bayang Castilla
doon sa palacio aco,i, maninira
sa Conde Ernesto na mapag calara
lubhang ma auain sa taong lahat na.

*Vanse: Mutacion Calle, sale Belmore.*

BELM. Saan napasuot alilang Mambrillo
nag hinampo baga hindí sa banta co
alin caya daco suloc na patun̄go
at dina dumating—*Paso y mira*
han̄gos ang pag tacbo.
Ano cayang dahil halos masubasob
hinahabol yata n̄g ganid na hayop
sasalubun̄gin co n̄g cusang matalos
ang cahabag habag na tapat cung lingcod.

*Sale corriendo Mambrillo.*

MAMB. Aco ay daluhan hinahabol aco
n̄g isang babae na muc-hang demonio
pinag pipilitan ang impoc cong Virgo
na ibig alisin ang dahil cung ano.

*Belmore le coge del brazo y le detiene.*

BELM, Tumiguil ca oslac n̄g pananalitá
n̄g carumal dumal na asbing lasuâ
sa iyong catauan dapat cang mahia

MAMB. Condeng pan̄ginoon icao,i, maniuala.

Ang babaeng yaon aco,i, nasumpuñgan
ng̃ nag papahiñga sa guitna ng̃ parang
mabuti,t, naquita mata,i, nasuliapan
cung hindi na yapus naraquip ñgang tunay.
Cami nag habulan doon ñga sa bundoc
may dalauang oras na di nag tutugot
sinusundan aco may dalang talucod
ang ticay balian ang dalauang tuhod.
Bibig nag bubula may cahalong sigao
namumuno halos boong caparañgan
salamat na lamang di ñga inabutan
disin at cung hindi aco ay napatay.

BELM. Mag mula ñga ñgayon tandaan Mambrillo
ano mang ligalig dumating sa iyo
pañgalan co lamang siang sambitin mo
macaliligtas ca,t, hlndi ma-a ano.
Cava abatayo ñgayon mag tuluyan
maraling pumasoc sa Sevillang bayan

MAMB. acong alipin mo na cahit pagapang
isinusumpa co di quita i-iuan.

*Vanse y TELON.*

## ACTO 2.°

*La escena representa Sala: sale Eliceo.*

ELICEO. Ano caya baga ang quinasapitan
ang hucbong tumuñgo sa Castillang bayan
uala mang balita ñgayon dumaratal
ito ñga ang sanhing di icahumaymay.

Sa arao at gabi ay di magupiling
puso,i, parati ñg tinatahip mandin
at ang acala ay baca nasupil
ñg lilong cabaca Castellanong haling.
At pauang napatay ang Conde,t, concejo
sampong casamahan na mañga soldado
mahahabaguing lañgit ang iyong saclolo
lubos ang pag asa nitong alipin mo.
Ngayon tumatauag at nana-nalañgin
ma-iroguing Dios ma auaing Virgen
ang bayang Lorena iyong calarahin
huag mong itulot na cami,i, masupil.

*Sale don Alberto, Alfredo, Arcenio y soldados.*

ALBTO. Salamat ñga duque dito ca inabot
ñgayon sa palacio at ñg maca umpoc
ayon ñga sa guerra ñg iyong matalos
ang mañga himalang aming napanuod.
Mag tatacang lubha cung iyong malining
ang hindi macuro na aming narating
parang panaguimpan na cung tatayahin
di maniniuala cung ipag tuturing
ELICEO Diata ó Conde?
ALBTO. Alfredo ay turan
at ñg matalastas ñg duqueng marañgal
ALFREDO gayari dinguin mo at isasalaysay
mulang cami nalis tinuñgo ang parang.
Sa boong pag lacad malabis ang sayá
ñg mañga soldado na aming casama

na hangang dumating at malapit baga
sa tapat n͠g muog n͠g bayang Castilla.
Nag utos ang Conde doon ay humimpil
macapag pahin͠ga ang soldados namin
at caniang binalac aco,i, papasuquin
na maquipag quita cay Ernestong tacsil.
Ang naguing sagot co sa utos na ito
ay hindi marapat sa alin mang lilo
na mag bigay alam at aming tinun͠go
bilang pag lalacbay na may dalang hugbo.
Cung di ang marapat biglang salacain
lusubin ang bayan lahat ay patain
at huag mahabag at n͠g salaminin
n͠g capua sucaban na may buthing tacsil.
Umayon ang Conde pagca,t, catuiran
at sa ley nama,i, hindi masi-sinsay
pagcat masasama ang maca-calaban
ito n͠ga ang aming pinag cayarian.
Aming sinagasa sa oras ding yaon
ang loob n͠g muog niong man͠ga pusong
siang pag paguibic bantay nanaroon
Conde umabuloy at consejong campon.
Dito n͠ga nag daop dalauang armada
caquila quilabot titigan n͠g mata
sa gayong calaon yaon pagbabaca
ay ualang nalagas na cahimat isa.
ARCENIO. Itong pag aauay cami napalabas
sa loob n͠g muog sampo n͠g calamas
ualang ano ano cung saan nag buhat
bundoc ay nag dilim, cumulog cumidlat.

Umulan ñg apoy na catacot tacot
nalaganap lahat calaparang bundoc
cami nag hiualay capua,i, natacot
uala cahit isa sa amin nasunog.

Mañga damít baga diman nabahiran
masabing nasunog ò buhoc man lamang
apoy cung malaglag sa aming catauan
anaqui gasuntoc na di nag huhumpay.

Ang aming guinaua lumayo ñgang tiquis
na may sampung dipa ano at cung baquit
na paui ñgat sucat dilim na mañgitñgit
ang caliuanagan sa dati,i bumalic.

Sumicat ang arao at cami nagquita
sampo ñg soldados acbay na casama
alañgang masindac alañgang maguitla
dahil sa nangyari na catacataca.

ALBTO. Cami ay nag usap ñg mañga consejo
ang dapat na gauin sa nangyaring ito
pinag caisahan ang magbalic dito
sa bayang Lorena duque Eliceo.

ELICEO. Sa iñong balita aco,i, nama-maang
nauaualang diua napiping tunay
boong catauan co parang hinihimay
sa pañgiñgilabot sa balitang iyan.

Diata ó Conde ualang napahamac
sa ating soldados niong pag lalamas.

ALBTO. maniuala duque.

ELICEO. ay camalac malac
na hindi masayod curuin ñg hagap.

ALBTO. Tayo,i, umurong na ñgayon calahatan
mañga consejo co na pili cong caual
TODOS. sunod at talima hindi sumusoay
sa bala mong nais ó Condeng marañgal.

*Vanse: Mutacion Jardin en medio un fuente de agua á la izquierda pared que cierra la huerta; aparece sentada Enriqueta en un banco de piedra.*

ENRIQTA. Balita may uala acong tinatangap
ayon cay Belmore na sinta co,t, liag
halos arao arao doncellang alagad
hindi matagpuan sa hinanap hanap.
Cung pag huloin co nasa caparañgan
doon nañgañgaso ito,t, nag lilibang
caya uala rito sa loob ñg bayan
sampo ñg alipin na casamang acbay.
Oh baca sacaling na nag cacasaquit
ñgayo,t, nararatay sa hihigang banig
oh Dios na poon mahabaguing lañgit
saclolohan mo po ang sinta co,t, ibig.

*Sale á la izquierda Belmore.*

BELM. Oh batong nag hilom aco,i, biguian daan
sa capangyarihan taglay cong talisman
maquiquipag quita sa sinta co,t, buhay
lunas at guinhaua niarin catauhan.

*La pared desmorona y abre paso á Belmore, este abalanza dentro al ver á Enriqueta pone derrodillas, la pared vuelve á su ser igual que la anterior.*

BELM. Aco,i, humahalic sa mahal mong yapac
ó pinipintuho ñg caluloang iñgat
na cung sacali man nagaua co,i, linsad
ñgayo,y, patauarin Ester na marilag.
Cung caya,t, nabalam aco,i, napatuñgo
sa lual ñg bayan sa bundoc nañgaso
pumatay ñg tigres, Vivora at Oso
ñg maauas-auas ang mañga hirap co.
Na diman umibis cahit camuntiman
hangang nag lalaon lumalalang tunay
caya,t, di matuloy malagod na minsan
ang huling hatol mo siang inaantay.
Na cusang mamitac sa buroc mong bibig
pinapañginoon icalauang lañgit
isinasamo co sa marmol mong dibdib
lauitan ñg aua at mag taglay hapis.
Huag ñg antain patay na maquita
pinapañginoon niaring caluloa
hangang may panahon biguian mong guinhaua
ñg di mag patuloy manao ang hiniñga
ENRIQTA. Icao ay mag tindig sa pagca luhod mo

*Belmore levanta.*

huag mong guipitin ang abang puso co
na may dalamhati na sinasapupo
ayon sa cay ama na uala ñga rito.
Mag mula ñgang malis dito sa Sevilla
ay uala pang sulat na pinadadala
at baca sacaling nanapalamara
sa tigreng nag gala mabañgis na yena.

Ito ang dahilan dico ipanatag
na di mag pa idlip sandali mang oras
caya n͠ga Belmore cung maguiguing dapat
hanapin mo lamang ang ama cong liag.
Sa parang at bundoc hangang macarating
bayan na nilacbay Pinaronan tambing
na cung uala ron n͠g aquing malining
n͠g maca pag isip carampatang gauin,
Hayo n͠g marali Belmore,i, lumacad
at iyong hanapin ang ama cong liag
n͠g aco sa dusa ay sumapanatag
macatugon tuloy sa iyong pag liag.

BELM. Icao ay tumahimic at di ma-áano
ama mo,i, naroon sa bundoc n͠g Cedro
ENRIQTA. daquilang Belmore ano naquita mo
BELM. maniuala ca pô at siang totoo.
ENRIQTA. Sabihin Belmore n͠g aquing matalos
anong guínagaua n͠g ama cong irog
BELM. nag papahin͠galay sa malaquing pagod
at sa isang batong buhay napalugmoc.
Nang mapanibulos ibig mong maquita
ang ama mong irog sintang Enriqueta
ENRIQTA. diata Belmore ma-aari baga
BELM. sampalatayanan.
ENRIQTA. hayo n͠ga dalina.
BELM. Sa bucalang tubig iyong natatanao
hayo na,t, lumapit Enriquetang buhay
iyong masisilip ang ama mong mahal.
at sa isang bato nag papahin͠galay.

*Enriqueta acerca en el fuente de agua y escucha= vuelve precipitadamente*

ENRIQTA. Huag mong dayain Belmore cong ibig
ituroug marali ñg aquing masilip
para mo ñg aua sa dala cong hapis
at nag daralita ang puso co,t, dibdib.

BELM. Sa capangyarihan impoc cong medalla
caloob ñg lañgit sa aqui,i, padala
baluñgan ñg tubig biglang maguing Celda
at doon masilip ama ni Enriqueta.

*Transforma el fuente de agua en una Celda lujosa con puerta transparente y dentro se verá sentado en un banco de piedra don Loandro triste y pensativo.*

BELM. Ñgayon Enriqueta halica,t, sumilip
tignan naca upo ang ama mong ibig

*Acerca y mira.*

ENRIQTA. lañgit na mataas anaqui may hapis
nana-naghoy mandin ¡ay sa laquing saquit!.
Tignan mo Belmore ang lagay ni ama
uari,i, lumuha ang dalauang mata
camay naca daop at anaqui baga
na may dinaramdam matinding balisa.
Baca ang catotong caniang dinalao
ay di napaquita cusang dinuñgauan
caya ñga nag balic may taglay na lumbay
sa hiyang nacamit ito ang dahilan.

BELM. Sa pagod banta co ñg nilacad lacad
-escucha- pag tauid sa batis pag ahon sa gubat

hapó na banta co ang ama mong liag
cung caya,t, ang pauis bahá ang catulad.
Pag nahimasmasan asahang totoo
ay macacabalic cung dito ang tuñgo

ENRIQTA yari ñgang catauan ñgayon ñg lulumó
sa aniong na másid sa abang ama co.
Aco,i, lalayo na,t, hindi macatiis
at anaqui mandin puputoc ang dibdib

*Enriqueta aleja donde esta la Celda*

BELM. sa dati mong lagay icao ay mag balic
na pa*r*is ñg unang bucalang ñg tubig

*Vuelve el fuente de agua á su estado.*

mismo. Yamang nacaraos ang nasang hinañgad
may pita cang iba ñgayon,i, ia-atas

ENRIQTA. uala na Belmore maraming salamat
macaganti nauá sa pagod mo,t, hirap.

BELM. Ñgayon ang ibig cong marinig sa bibig
na cung nararapat ang haing pag ibig

ENRIQTA. ñg maniuala ca tunay mong malirip
ilapat dalina Belmore ang dibdib.

BELM. Aco,i, pasintabi sa cagalang galang
na planetang Venus sa lañgit na lalang
yamang minarapat ang puso cong uhao
sa nilaang lunas ay sunod sunuran,

*Abrasa sin seperar dice*

BELM. Cahit manauari ang puso mo,t, loob
huag manghinaua,t, cusang macalimot

ñg pag mamahalan ayong sa pag irog
na ating sinumpa sa harap ñg Dios,
Cahit manauari maca iuas carin
sa ini u-umang panilo ni Lusbel
ENRIQTA. sumatahimic ca Belmore cong guilio
at sa poong Dios icao ay manalañgin.
Aco ay may puri na talagang impoc
lubhang mahalaga at taos sa loob
cung mabalictad na itong sang sinuçob
caya ñga,t, mapaui at cusan malimot.

*Se separan los dos.*

Disin at cung hindi asahan di hamac
matuclas sa puso ang aquing pag liag
cung aco,i, patay na saca mababagbag
sa calilibiñgan doon ilalagac.
BELM. Aco Enriqueta na hangang sa lañgit
ay tataglain co sinumpang pag-ibig
di hihiualayan anomang masapit
yayapos yapusin niaring aquing dibdib.
ENRIQTA. Aco,i, babalic na sa tahanang Celda
ng̃ hindi ma ino ng̃ mang̃a casama
baca mahiguiñgan ng̃ madre Priora
ay cagagalitan aco ualang sala.
BELM. Muli mong yacapin dibdib mo,i, ilapat
ò minumutia cong Enriquetang liag
ENRIQTA. ay natatalaga sa lahat ng̃ oras
Belmore cong sinta
BELM. masaganang dilag=*abrasa y separa.*

Hayo na irog co sa iyong tahanan
ENRIQTA. cung gayon Belmore sa iyo,i, paalam=*Vase*
BELM. ang Dios na poon nasa calañgitan
na hangang sa Celda icao ay samahan,
Icao batong buhay ualang casing tigas
aco,i, biguiang daan at ñg macalabas
sa capangyarihan ñg medallang iñgat
bigla mong tuparin na sundin mong agad.

*La pared desmorona y abre paso á Belmore. Mutacion Calle y sale Mambrillo.*

MAMB. Itong aquing amo mula ñg canina
aquing hinahanap hindi co maquita
hindi mapalagay ulol sa pag sinta
doon ñga sa ibon na culong sa jaula.
Cung dañgan ñga lamang ay mabuting loob
aco,i, umalis na hindi na sisipot
doon maninira sa parang at bundoc
mag tanim ñg mani mañguha ñg yantoc.
At icacalacal sa loob ñg bayan
cahimat maputot aco ñg pag pasan
ipamimili co ñg alac at ulam
na hustong cacaning sa sang buang arao.
Ang hindi co lamang bilang na nasain
babae,i, humanap di bagay sa aquing
sa pag ca,t, mahirap at ualang macain
at ang icalaua malaquing pasanin.
Dica macalayo cahit isang vara
ang puso mo,t, dibdib ay cacaba caba

lalut cung malabis ang taglay na ganda
hindi nĝa malayong aco,i, ma desgracia.
Dapuat cung palarin aco,i, macatuclas
magauang puhunan n͠g camunting pilac
ibili nĝ cola aretes na perlas
jamón at iba pang pag caing masarap.
Aco,i, yayaon na babalic sa bahay
doon co hihintin itong aquing tandang
na guiri nĝ guiri putac ualang tahan
sa culong inahin quina-mamatayan.=*Vanse*

*Mutacion Sala sale don Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Pascacio.*

ERNTO. Caya co pinulong cayong calahatan
dito sa estrado Consejos cong tanan.
ayon sa nangyari sa guerrang nag daan
na ualang nasapit na casacunaan.
Dahil sa himalang paquita nĝ lanĝit
ang dalauang hucbo napalayong tiquis
aquing inacala yaong malulupít
ating salacain biguian n͠g pasaquit.
Nang di mamihasa itong manĝa tacsil
gauang capusunĝan na parating gauin
caya ang inisip nĝayon,i, gubatin
ang Lorenang bayan sa apoy tupuquin.
Ano ang pasia niñong calahatan
dito sa binalac cay Albertong hunghang
mag si sagot cayo consejos cong tanan
na cung nararapat itong caibígan.

ELIOD. Sa aquing sarili hindi namali ca
dapat parusahan ang taga Lorena
ñg di pamarahan ñg Condadong iba
na may budhing tacsil lilo,t, palamara.
Cung ipa ubaya ang lahat ñg ito
isasaloob ñgang natatacot tayo
ñg Condeng balauis sucab don Alberto
at ang casabuat na mañga consejo.

LEOP. Maguing ganti bilang dito sa inasal
mañga pag susucab ñg tayo,i, looban
na cung mangyayari na mahuling buhay
sa ibang pahirap doon ñg mamatay
Sunuguin ang bayan pilitin malipol
ang mañga cuhilang tampalasa,t, pusong
cahimat lumuhod at lomuñgoy luñgoy
huag cahabagan bughán ñg lingatong.
Matanda at bata pataing lahat na
at huag buhain na cahimat isa
sunuguin ang bayan sa abo,i, matira
at ñg quilabutan ñg Condadong iba.

PASC. Ang madlang caratig na nasa sacupan
na Villa,t, aldea ñg Lorenang bayan
capag di sumuco lumuhod ñgang tunay
huag patauarin at cusang iramay.
At doon itulad sa taga Lorena
na masamang budhi lilo,t, palamara
ang lahat ñg ito na cung malipol na
uala ñg ligalig ang bayang Castilla.

ERNTO. Icao na gran duque buñing don Pascacio
ang siang matirang Presidente dito

na mag manihala ñgayon sa Condado
at sa ma i-iuan na ibang soldado.
Ang loob at labas ñg Castillang bayan
sampo ñga ñg muog at soldadong bantay
na baca sacali cayo ay looban
ñg ibang malupit na ating ca-auay.
Huag tumahimic tuina,i, dalauin
sa soldadong bantay iyong ipagbilin
talasan ang mata sa gabing madilim
susian ang pinto na paca iguihin.
Itong tagubilin duque don Pascacio
huag mong limutin cusang tandaan mo
ñg di mapahamac ang ating Condado
at cayo,i, patain ñg may budhing lilo.

ELIOD. Carampatan ito na gauin ang dapat
ang gauang maguipit ay lalong mahirap
cung maca iuas man ang soldadong lahat
calahati nito sa lupay nasadlac.

LEOP. Sampo pa ñg tauo sa loob ñg bayan
pauang malilipol sa iño,i, mararamay
cung magca bihira mabihag ñgang tunay
at cayo sa plaza tuloy papugutan.

PASC. Huag mabahala ang Condeng marilag
aquing gaganapin ang tanan mong atas
pag sisicapang co sa boong mag damag
sa muog pag dalao sa soldadong lahat.

ERNTO. Yaman na umayon sa panihala co
mag tipon na bucas ñg mañga soldado
na cacasamahin bihasa sa campo
at ang babaunin madlang bastamento.

Yaong campamento na ating dadalhin
ang lalong mabuti ay iñong pili-in
sacaling abutan ñg ulang masiguing
tayo,i, macasilong di mabasang tambing.
Mag mula ñga rito sa bayang Castilla
ang layo ñg aguat hangang sa Lorena
humiguit cumulang ay may tatlong legua
ating lalacarin na hindi sasala.
Tatauiring bundoc caparañga,t, yuñgib
limang po mandin cung minsa,i, humigni
caya ñga Leopoldo na consejong cabig
dadalhing pag cain cusang mag palabis.
Ang mañga cabayo bilang mag dadala
nitong campamento,t, pagcaing lahat n
pumili ñg lalong calicsihan baga
ñg hindi sumayad hangang sa Lorena.
Icao Eliodoro ang iyong tungculin
ang mañga soldado na cacasamahin
caya abatayo ñg iñong ganapin

TODOS. ualang sumusoay poong Conde namin.

*Vanse: Mutacion Calle á la derecha 2°. termino Convento, sale á la izquierda embosando Belmor*

BELM. Aquing aabatan ñgayon si Amalia
pag labas sa pinto patuñgo sa plaza
at pag bibilinan paduñgauin baga
ang ini-rog cong sintang Enriqueta.
Ñg aquing matalos cung may pinag bili
cung di caya sulat padala sa aquing

ñg di yaring isip ay babaling baling
hindi magcatuto ano ang gagauin.

*Sale de la puerta del Convento Amalia.*

AMALIA. Conde don Belmore ang tuñgo mo,i, saan
BLEM. icao ang layon co at may isa-saysay
AMALIA. sabihing marali sa aquin ay turan
ang layon mong nasa ó Condeng marañgal.
BELM. Pag balic sa plaza iyong salaysain
sa cay Enriqueta cung mamagaliñgin
dumuñgao sandali at may sasabihin
isang cabagayan na balitang lihim
AMALIA. Mabuñing Belmore aco ang bahala
sa tagobilin mo na mag sasalita
dica hahabaguin sa aquing acala
malubay susunod dica mahihiya.
Caya pa alam na quita ay i-iuan
tutuñgo sa plaza aquing gagampanan
ang utos ñg Priora babalic pag cuan
ñg aquing masabi ang bilin mong tanan.
BELM. Hayo na Amalia at icao ay mag tuloy
at ñg marali ca macabalic ñgayon
cusa mong masabi yaring aquing layon
sa cay Enriqueta pinapañginoon.

*Vanse Enriqueta Belmore acompañandola en este instante sale Loandro á la izquierda embozado, aparte dice.*

LOAND. Ñgayon co titicman aquing susubuquin
ang buñgang pañgarap cung tunay ó linsil

pag nag catotoo ibilang n̄g tacsil
dina mabubuhay dito malilibing. *Paso y mira.*
Yaong naroroon alin cay,t, sino
na sisilip silip pinto n̄g Convento
hindi n̄ga sasala ito yaong lilo
sa pag cacatulog ang napan̄garap co. *Acerca.*
Capag di nag sabi icao at nag sulit
dito sa Convento cung ano ang ibig
oras mo na ito na lilo,t, balauis
ang iuing hinin̄ga n̄gayon mapapatid.

BELM. At sino cang sucab n̄gayon magtatanong
sa pagca tao co cung ano ang layon

LOAND. pag dica nag tapat tampalasa,t, pusong
asahan mo tacsil mamamatay n̄gayon.

BELM. Mata mo,i, idilat at iyong titigan
itong cararal mo di gaya mo lamang
acong nag i-isa ang aquing catimbang
ang limang imperio at di icao lamang.

LOAND. Diata n̄ga oslac dica mag sasabi
ano ang banta mo baquit nan̄gun̄gubli *arranca*

BELM. icao ang bahala huag cang mag-sisi
na cung mabulagta hinin̄gay maputi. *arranca*

LOAND. Cung aquing masirin ay uari lalaban

BELM. capag cumilos ca n̄g masamang galao
taong mapan̄gahas ay iyong asahan
sa tinatayuan mo icao,i, titimbuang.

LOAND. Tumatag sa tayo aco,i, narian na
quiquitil n̄g iyong impoc na hinin̄ga

BELM. lapit n̄g madali n̄g iyong mataya
cung alin sa atin mag cacamit dusa.

*Pelean y cae mal herido Loandro.*

BELM. Napala mo sucab ñgayon mahandusay
sa lupay magumon lilo,t, tampalasan
na hindi mabuyo quita ay lilisan
sa dugong babaha malunod cang tunay.

*Vase por la izquierda Belmore.*

LOAND. Daluhang marali ma-auaing Priora
at nag hihiñgapos ang tañgang hiniñga

*Sale de la puerta del convento la Madre Priora, Enriqueta y dos criados varones.*

PRIORA. ang nag papaguibic sino caya baga
LOAND. aco si Loandro na taga Lorena.
ENRIQTA. Amang pañginoon sinong mapañgahas
na hindi nag dañgan sa iyo,i, sumugat
LOAND. hindi co quilala isang taong uslac
na cusang nag nasa buhay co,i, mautas.
PRIORA. Maraling lumapit at iñong buhatin
ang abang may sugat sa celda co,i, dalhin
ilagay sa catre iñong pag yamanin
at ang cirujano ay biglang tauaguin.

*Acercan los Craidos á Loandro y alza llevando en el Convento.*

PRIORA. Aba tayo ñgayon pumasoc pagdaca
ating saclolohan ang irog mong ama
ENRIQTA. hindi sumusoay ó Madre Priora
sa balang iutos ay tumatalim.

*Vanse y TELON.*

## ACTO 3°.

*La escena representa Sala: sale don Alberto, Alfredo, Arcenio y Eliceo.*

ALBTO. Mañga consejos co na pili cong caual
caya co tinipon cayong calahatan
dito sa estradong camahal-mahalan
mav ibabalita na di niño alam.
Umano ang Condeng lilo,t, palamara
tampulan ñg samá sa bayang Castilla
av nag panucala na dito,i, mag dala
ñg isa ñgang hucbo malaquing armada.
Caya ang marapat dagdagan ñg bantay
ang ating muralla consejo cong caual
at baca sacali tayo ñga,i, gantihan
niong malulupit Castellanong hunghang.
Huag tumahimic pag lamayan niño
pag dalao tuina sa mañga soldado
na nag aalaga sa muog at Castillo
baca natutulog malooban tayo.

ALFDO. Ang acala yata niong tampalasan
mahahamac tayo cahit parituhan
di baga naquita sa unang pag laban
nalipol ang lahat soldado niang caual.
Na cung di ñga lamang namaguitna roou
nag sali salimbayang culog at apoy
sa oras na yaon ay pauang nalipol
silang calahatan sa hucay na baon.

At ñgayon susugba na muli ñga rito
yaong mapañgahas lilong Castellano
mag paca tatag na isinusumpa co
ualang bubuhain na cahimat sino.

Cung nacaligtas man sa unang guerra
at hindi namatay silang para para
arao na tumapac ñg bayang Lorena
dito mababaon na ualang pag sala.

ARCENIO. Ang catauan nila na layao ñg samá
hilig na parati pina pag sasaua
dito huhucoman sa ulos at tagá
ñg mañga camay cong hindi mag sasaua.

Ang Conde Ernestong na sucaba,t, tacsil
sa campong patayan ay sasalicsiquin
isinusumpa cong unang papatain
puputlan ñg ulo dilay bubunutin.

At ang isusunod casamang consejo
nitong palamara na ganid na lobo
at ñg salaminin ñg ibang Condado
sacaling may tacsil na budhing lilo.

ELICEO. Talos niang tunay cung cayo,i, may tacot
dina dadayuhin may hucbong pang-salot
ang bayang Castilla na caniang sacop
nilipol ang bantay ñg canilang muog.

ALFDO. Gayon man ó Conde aquin dadalauin
ang lahat ñg bantay na soldados natin
sa arao at gabi ay hindi titiguil
sumapanatag ca at huag manimdim.

ARCENIO Sumatahimic ca buñing don Alberto
aming gagampanan ang tanang utos mo

dadalauin namin ang manḡa soldado
na nañgag babantay doon sa Castillo.

ELICEO. Aco ay tutulong nitong pag lalamay
pag dalao sa muog sa soldadong bantay
nḡ hindi maguipit tayo nḡ caauay
lilong Castellanos manḡa tampalasan.

ALBTO. Inu-ulit-ulit isinasamo co
huag mag pabaya pag lamayan niño
mag lagay nḡ bantay sang libong soldado
doon sa hanganan nḡ bundoc nḡ Cedro.

Na cung dumating man ang lilong caauay
ay di hamac hamac macacasalacay
at bago maubos soldadong pang harang
tayo ay handa na laan sa pag laban.

Caya abatayo manḡag si urong na
nḡ iñong maganap ang utos co baga

Todos. caming basallos mo ay tumatalima
sa balang manais nḡ buñing altesa.=*Vanse*

*Mutación sala pobre: aparece acostado en un sofa don Loandro y Enriqueta sentada en una sil'a al lado del soaf.*

ENRIQTA. Oh mapag candili na ama cong irog
aquing dinaramdam matindi sa loob
ang capahamacan na iyong inabot
camunti na lamang hininḡa,y, malagot.

Yaong lilong tacsil sa iyo,i, sumugat
na hindi na aua na nag dalang habag
cung aco,i, lalaqui na may iuing lacas
igaganti quita amang niliiliag.

Maguing lalaqui man pagca,t, di quilala
ualang masasapit dina maquiquita
sa lañgit na lamang ay cusang paadia
tuloy pataua rin yaong nag casala.

LOAND. Pina tataoad co itong naca auay
na cung ninilain tutuntunin tunay
aco ang may sala ò anac cong hirang
sà capusacan co cung caya nasactan.

ENRIQTA. Aco,i, nama-maang sa sabi mo ama.
diata,t, icaorin ang boong may sala
pa anong nangyari pinag mulan baga
ang casigalotan niño ñgang dalaua.

LOAND. Hindi cumiquibo hinamon cong pilit
ayao na pumatol ay aquing nilait
ito ang dahilan cung caya,t, nagalit
at caming dalaua nag auay ñgang tiquis.

Sa lubhang malacas na cung macataga
cahit salaguin co ay ualang magaua
balang ulos tabig sa aquin ay tama
di co ma iuasan cung caya na aba.

Salamat, na lamang ang mañga sugat co
ang iba,i, bahao na tuyo ng̃ totoo
at ang natitira na sugat na tatlo
na lubhang malalim tumagos sa buto.

Ito ñga ang siang hindi mag patulog
sa aquin mag damag malabis ang quirot
cung aco,i, mabigla pag pihit pag quilos
ang paquiramdam co lañgit na huhulog.

ENRIQTA. Caya dahan dahan pino poong ama
ang iyong pag pihit ng̃ di masactan ca

na hangang mabahao sugat mong lahat na
at baca mabinat lalong dusa mo pa.
Icao manalang̃in sa timtiman Virgen
ang lahat mong sala ay ng̃ patauarin
dian sa saquit mo ay biglang gumaling
nag bibigay hirap di ca patuluguin.

LOAND. Nag sisisi aco niaong camalian
na aquing guinaua na di catuiran
humihing̃in tauad sa poong maycapal
doon sa ninasa na lico at sinsay.
Na dina ñga muli aquing gagauin
mag buco ñg hindi uasto pauang linsil
sa ibang panahon ñg dico sapitin
paris ñg nangyari sa buhay cong angquin.
Caya Enriqueta aco,i, pabayaan
at ang madre Priora ang iyong paronan

ENRIQTA. cung gayon ñga ama aco ay paalam
bago muli quita dito pag balican.

*Vanse Enriqueta: Mutacion Sala rica sale Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Pascacio.*

ERNTO. Ano Eliodoro ay nahahanda na
cacailang̃anin dadalhin sa guerra
sampo ng̃ soldados na ating casama
sa campong patayan na pauang bihasa.
Baon na pag-cain iñong palabisan
ó duque Leopoldo ng̃ di maculang̃an
ang tanang soldados na casamang tanan
ng̃ hindi mahapo sa paquiquilaban.

**LEOP.** Huag mabahala Condeng pang̃inoon co
sa tanang pag cain laan sa soldado
at gayondin naman itong campamento
na ating dadalhin ang nayaring bago.

**ELIOD.** Soldadong pinili ay pauang datihan
bihasa sa guerra,t, mang̃a pag lalaban
lahat nanu-numpa cahimat mamatay
na di ng̃a u-urong anomang caratnan.

Caya tumahimic na mag ala-ala
at pauang mabang̃is soldadong casama

**ERNTO.** salamat sa iño Consejong lahat na
bala cong niutos tinupad pagdaca.

Inu-ulit-ulit sa iyo don Pascacio
ang pamamahala ay pag sicapan mo
humanap ng̃ isang bihasang consejo
ng̃ unang panahon na naguing privado.

Macatulong baga at ng̃ magampanan
ang catungculan mo sa loob ng̃ bay an
maguing pang̃alaua secretario bilang
dito sa Castillang pinag pupunuan.

Sa arao at gabi iñong dadalauin
bantay sa muralla na soldados natin
at baca sacali na may taong tacsil
ualang malay-malay bayan ay pasuquin.

At qüitlang hining̃a cayong calahatan
uala ng̃ang itira ng̃ tao isa man
cung cayo,i, sumuco pi-pi-iting tunay
sa arao at gabi ay pahi-hirapan.

**ELIOD** Cami dumating man di hamac macuha
mabaui ang bayan sa mang̃a cabaca

caya ang marapat pag iñgatan baga
ang tanang soldados bantay sa muralla.
Baca natutulog cung di nag lilibang
at di alumana itong pag babantay
biglang macapasoc ang mañga caauay
at cayo,i, maguipit binaguin na laman.

LEOP. Talastas mong tunay duque don Pascacio
ang ating caauay maraming totoo
ayon ñga sa utos na resa sa bando
ay mag sasaloob na patain tayo.

Huag ica puot ipagdalang galit
ang lahat ñg itong aming isinulit
icao,i, matanda na sa gauang pag caliz
di macatatagal ang duloy maamis.

PASC. Ang sinabi níño,i, pauang catuiran
di co pinupuing ito,i, catunayan
caya ang soldados sa murallang bantay
palalabisin co ñg cusang tumibay.

Daraquilang Conde ang lahat mong bilin
asahan mo na po na tatalimahin
sa arao at gabi aquing lalamain
pag dalao sa muog sa soldados natin.

ERNTO Sa icatlong arao aalis ñga tayo
na ualang pag sala duque Eliodoro
caya mo tipunin ang tanang soldado
na cacasamahin gayon din ang rancho.

Tayo,i, umurong na ñgayong calahatan
ñg maganap niño tanang cautusan

TODOS. caming basallos mo ay sunud sunuran
sa balang maloob ñg Condeng marañgal.

*Vanse: Mutacion Jardin á la derecha una asotea con escala en medio el fuente de agua que tansforma, un atajo por la izquierda que figura la pared del jardin con un banco de piedra: sale Belmore la izquierda.*

**Belm.** Sino caya yaon na taong pañgahas
na aco,i, inabá sa aquing pag tapat
doon sa Convento may galit na hauac
at pilit hinamon na cami magbabag.
Ito ay lansañgan cung pag tutuirin
at sino ñga siang aabá sa aquin
sa aquing hinala isiping curuin
may casuyong beata na caparis corin.
At ang panibugho malabis ñgang tunay
sa banta co ito may ibang ca-agao
cung caya gayon na ang galit na taglay
anaqui ay tigre ganid na halimao.
Baca ñga sacali sa mañga casama
ñg ini-irog cong sintang Enriqueta
aquing tatanuñgin ñg aquing mataya
cung hindi namatay at nabuhay baga.
Aco ay papasoc sa loob ñg jardin
at baca bagot na ang sinta co,t, guilio
batong nag hihilom aco,i, paraanin
sa bagsic na impoc ñg medallang quimqu

*La pared desmorona y entra Belmore despues vuelve á su ser la pared.*

Sa dilim ñg gabi na naca sisindac
hindi mananaog ang sinta co,t, liag

sa capangyarihan talisman cong iñgat
ang loob ñg jardin biglang lumiuanag.

*El fuente de agua transforma en un faro con cuatro luces de diferentes colores en este instante aparece Enriqueta en la azotea y Belmore sienta en el banco de piedra.*

ENRIQTA· Salamat na lamang sumicat na tambing
ang caliuanagan dito ñga sa jardin
at biglang na paui masuñgit na dilim
na naca sisindac sa matang natiñgin=*mira*
Di sasala yaon ñgayong naquiquita
na sa batong buhay naca upo baga
ang Conde Belmore na irog co,t, sinta
aco,i, mananaog ñg maipagbadia.
Ayon sa nasapit sa ama cong mahal
dahilan sa sugat ñgayo,i, nararatay
at baca sacaling talastas ñgang tunay
na cung sino baga bilang naca-auay.

*Abaja de la asotea y dirige donde está Belmore, est levanta y encuentra coge de la mano á Enriquet y le hace sentar en el banco de piedra.*

BELM. Dito ca maupo bathalang marilag
na niluluhuran ñg lahat ñg Diosas
baquit nag didilim ang muc-hang masinag
may sumagui bagang malaquing bagabag.
Sabihing marali at ñg madamayan
Enriquetang irog sintang minamahal

huag ipag lihim ó palabang buan
ñg di yaring dibdib sa dusay ma-uindang.

ENRIQTA. Mañga dalamhating aquing tinitiis
ayon sa nangyari sa ama cong ibig
may isang guerrero balita ñg bañgis
cusang sinugatan na hindi na nahapis.

Di nag pacundañgan tinadtad ñg taga
na hindi nahabag sa ama cong mutia
at sa catunayan doon nacahiga
hindi macabañgon bangcay ang camuc-ha.

Sa tapat ñg balcon na duruñgauan co
niaong nag paguibic Priora,i, dumalo
aco ang casama at dalauang criado
ñg aquing mamasid cataua,i, ñg lomo.

Dugong bumabalong sa sugat na tiguis
ang quinalupaypay higuit sa dinilig
ang madre Priora nag utos ipanhic
sa dalauang criado ituloy sa silid.

Saca nag patauag isang Cirujano
malaguian ñg ilas lunas na balsamo
cung aco,i, lalaqui isinusumpa co
aquing hahanapin ang sucab at lilo.

BELM. Naquita mo baga itong naca-auay

ENRIQTA. uala na,t, hindi ñga namin inabutan
ang sabi ni ama ang may casalanan
dili iba,t, sia sa galit na taglay.

BELM. Ano Enriqueta ang taglay na sugat
ay bahao na baga pinopoong liag

ENRIQTA. ang iba,i, hindi pa lubhang aliualas
paris ñg una ñg aming binuhat.

Sina pantaha co itong naca auay
ay hindi sasala Belmore ñga icao
di pinag caila ni ama ñgang mahal
na sia ñgang tunay na may casalanan.

Ng̃ aquing marinig ang sabi ñgang ito
na 'piguil ang galit na tinataglay co
caya ñga Belmore pag tapatan aco
BELM. di quinacaila ito,i, siang totoo.

Unay di co alam na tunay mong ama
muc-ha,i, quinucubli ayao paquilala
pinipilit aco na cami mag baca
aquing inayunan at baniguiang hanga.

Itong camalian na aquing nacamit
aco,i, patauarin Enriquetang ibig
ENRIQTA. uala cañgang sala aquing nababatid
dili ibat sia humanap ñg saquít.

Ang masamang signos ang siang umacay
cung cayat na tamo sugat sa catauan
mabuti,t, na habag at di mo pinatay
dapuat cung iba nalibing ñg tunay.

Quita ay i-iuan titingnan si ama
panibagong tapal hahalinhan baga
BELM poong Enriqueta yacapin muna
bago ca umalis.

ENRIQTA. tangap aquing sinta=*abrasa y separa*

BELM. Muli mong idampi ang mahal mong dibdib
dini sa puso cong ñgayon na-sasabic

ENRIQTA. óo aquing mutia óo aquing ibig

BELM. cung gayon ilapat pinopoong lañgit=*abrasa*

ENRIQTA. Belmore,i, paalam at baca si ama
pag aantay sa aquin ay nababagot na

BELM cumauit sa camay sasamahan quita
na hangang umaquiat doon sa ,asotea.

*Coge de la mano á Enriqueta y conduce hasta subir en la escala, esta Vanse: Belmore vuelve á la escena y dice.*

MISMO. Batong naca umpong aco,i, biguian daan
at n̄g macalabas sa jarding aliuan

*La pared vuelve á desmoronar, Belmore sale del jardin y dice.*

MISMO. manauli cang muli sa dati mong lagay
sa capangyarihan impoc cong talisman

*Vuelve á su ser la pared.*

MISMO. Aco,i, yayao na, at hahanapin co
ang aquing alagad lingcod na Mambrillo
na baca sacali saan na pa tun̄go
at hindi sasalang hahanapin aco.

*Vanse: Mutacion sala pobre sale Madre Priora y Amalia.*

PRIORA. Icao n̄ga Amalia sa tuing pag labas
pagtun̄go sa plaza ualang namamalas
na tatayo tayo taong tumatapat
dito sa Convento.

AMALIA. ualang nasusuliap
Sa pag mamadali dico tinitingnan
cung may tumatapat na tao n̄ga bilang

tuñgo yaring ulo at di minamasdan
ang sina sa isip mag balic pag cuan.
At ang icalaua nañgiñgilag aco
na baca sacali na matanauan mo
caya ang pag lacad patuñgo ang ulo
ñg hindi bati-in ñg cahima,t, sino.

PRIORA. Bilin co sa iyo huag malimutan
magmasid masid ca pag labas sa daan
sa tapat ñg balcon cung may nag nana(
sabihin sa aquin ó doncellang hirang.
At baca sacali bucas macalaua
na cung mag patayan tayo,i, maramay pa
huag mong limutin ang bilin Amalia
ca pag natanao mo sabihin pag daca.

AMALIA. Ñgayon madre Priora ipinag bilin mo
sa tuing lalabas sa plaza,i, tutuñgo
na cung macaquita sa pinto,i, may ta(
aquing isusumbong Priora sa iyo.

PRIORA. Cung hindi binata itong nag nananao
dito sa Convento iyong pabayaan
at icao sa plaza cusang mag tuluyan
at ñg macabalic dito capag cuan.
Caya abatayo ñg iyong maganap
ang catungculan mo na gagauing dapa

AMALIA. hindi sumusoay sa bala mong atas
ang abang doncella na iyong alagad

*Vanse: sale Loandro y Enriqueta.*

LOAND. Yayamang bahao na ang lahat cong sugat
mutiang Enriqueta na irog cong anac

tayo,i, paalam na sa madreng marilag
bucas n̄g umaga ay n̄g macalacad.

At ating tun̄guhin ang Lorenang bayan
muli n̄gang umui sa quinatubuan
caya Enriqueta na anac cong hirang
ihandá mong lahat ang damit mong tanan.

Ano ang gagauin talaga n̄g lan̄git
ang tayo,i, nanagal sa hirap at saquit
at baca sacali n̄gayon sa pag balic
ang ninasang lunas ay ating macamit.

Catatauag carin sa poong may capal
at n̄g calarahin tayo,i, ca-auan
na cusang masauli ang guinagang yaman
dahilan sa bintang na ipinaratang.

Gaua gaua baga na cung sinong oslac
sa cay don Alberto cusang nag pahayag
di umano,i, aco may nasang mag sucab
at n̄g mahalili na Condeng matañag.

ENRIQTA. Aco aquing ama di mo man sabihin
aquing nilalamay ang pananalan̄gin
sa Dios na poon at maauaing Virgen
na aquing devota na dinadalan̄gin.

Casabay ang luha nanatac sa mata
taimtim sa loob ang pag tauag baga
pag hin̄gi n̄g aua sa Virgenng Maria
n̄g tayo,i, casihan n̄g mahal na gracia.

LOAND. Cahit manauari sa ating dara-anan
sari-saring bundoc man̄ga caparan̄gan
na pauang pan̄ganib sa hayop sa parang
nanag sisigala malabis ang tapang.

Sa banday na tauo ay ang icalaua
mañga manghaharang lilo,t, palamara
caya catatauag sa Virgeng Maria
ñg tayo,i, maligtas sa tanang pañgamba.

ENRIQTA. Di pahihintulot mataas na lañgit
dumagan ang hirap at mag sanib sanib
pinapasang dusa dipa na-i-ibis
sinasapantaha mo malayong macapit.

LOAND. Caya Enriqueta ñgayon abatayo
at ating hanapin Priora ñg Convento

ENRIQTA. cung sia mong nais irog na ama co
itong iyong anac talima sa iyo.

*Vanse: Mutacion bosque sale Belmore*
*y Mambrillo con pica.*

BELM Itong aquing puso parang binabayo
na di co matahò ang dahil cung ano
cung aquing curuin at suyurin ito
may dusang dadapo dini sa buhay co.

Ang amang may saquít ñgayo,i, magaling na
hindi co matalos ang naguing pasia
cung dito aalis sa bayang Sevilla
doon mag tutuloy sa Condadong Lorena.

Nang aquing matalos ñgayo,i, uutusan
aliping Mambrillo pumasoc sa bayan
na maquipag quita sa doncellang hirang
at ñg matahimic ang dala cong lumbay.

Mambrillo.i, lumapit marali ca rito

MAMB. anong iu-utos ñg señor cong amo

BELM. lacad na marali biglang hanapin mo
doncellang alagad doon sa Convento.
Itanong mo lamang na cung umalis na
yaong mag sing irog dalauang mag ama
cung may bilin naman na iniuan baga
sabihin sa iyo ñg aquing mataya.
Sa madre Priora niaong nag paalam
pilit sasabihin tutuñguhing bayan
sacaling narinig sabihin ñga lamang
sa iyo Mambrillo huag malimutan.
Sa maguiguing sagot biglá cang mag balic
at quita,i, hihintin sa libis ñg yuñgib
MAMB. cung saguting euan ang niña,i, magalit
BELM. hayo ñg marali huag cang ma-ulit.
MAMB. Doon aabañgan sa loob ñg plaza
yaong cató cató na niña Amalia
at maquiquihati sa tubo ñg compra
maibili ñg alac cahimat hinebra.=*Vase*
BELM. Oh Dios na poon macapangyarihan
ilauit ang aua aco,i, cahabagan
huag mong itulot ang sinta co,t, buhay
cusang macalimot sa pinag usapan.
Aco,i, uurong na sa libis ñg yuñgib
sa isang palanas na batong malinis
aco,i, sumandali doon ñga hihilig
hangang si Mambrillo cusang macabalic.

*Vanse Mutacion Calle Alfredo y Arcenio.*

ALFREDO. Saan ca nag mula ó duque Arcenio
ARCENIO. galing sa muralla ñgayon dinalao co

ang nañgag babantay na mañga soldado
at gayon din naman doon sa Castillo.
Pinag inutan co linibot ang bayan
at baca may tacsil dito nag nanao

ALFREDO. salamat sa iyo catoto cong hirang
sa catungculan co icao,i, dumaramay.
Sa hindi pag tulog at nilacad lacad
catauay pata na mahina ñg lahat
cung aco,i, mapiquit calahating oras
catotong Arcenio malaqui ñg palad.
Cahit pilitin man mata co,i, ipiquit
parang guiniguising aco at cung baquit
at cacaba caba yaring aquing dibdib
puso,i, nilulunod at tatahip tahip.
Cung aquing huloin ang himalang ito
may capañganiban na darating dito
na hindi sasala ó duqueng catoto
hindi mag bubula panjualaan mo.

ARCENIO. Ang cutog sa dibdid catoto gayon din
buñing don Alfredo cung dili dilihin
may sasaguing dusa sa bayan ñga natin
na di malalaon at cusang darating.
Tayo ay manañgan sa loob ñg lañgit
at pasalamatan ang balang sumapit

ALFRED. ito ang marapat catoto cong ibig
sa Dios na poon tayo ay manalig.
Abatayo ñgayon at atin ganapin
ang utos ñg Condeng pañginoon natin

ARCENIO. óo ñga catoto ñg hindi sabihin
tumutupad lamang hindi ñga taimtim.

*Vanse y TELON.*

FIN de la 2.a Noche.

**PUNAWA:—Maquiquita sa icatlong bahagui ang catapusan nang buhay na ito.**

# TERSERA PARTE

DEL

# DRAMA FANTÁSTICO

y en verso tagalo: titulado

# BELMORE Y ENRIQUETA

Ó LA

# MEDALLA DE ORO

MANILA.
IMPRENTA DE FAJARDO Y COMP.ª
40 - PLATERIAS - 40
1904.

# TERCERA PARTE

DEL

DRAMA FANTÁSTICO Y DE MAGIA

EN VERSO TAGALO TITULADO

# Belmore y Enriqueta

Ó LA

# MEDALLA DE ORO



MANILA:

IMP. DE FAJARDO Y COMP.A

40—PLATERIAS—40

1904.

*Ito'y aring tunay ng̃ Libreria ni J. Martinez.*

*Ang baua't magpalimbag ng̃ wala siyang tulot ay paguusiguin sa harap ng̃ may capangyarihan.*

# PERSONAJES

| CONDADO DE LORENA | CONDADO DE CASTILLA |
|---|---|
| El Conde D. Alberto. | El Conde D. Ernesto. |
| » Duque » Alfredo. | » Duque » Eliodoro. |
| » » » Arsenio. | » » » Leopoldo. |
| » » » Eliceo-*viejo*. | » » » Pascacio-*viejo* |
| Criada Cloella. | |
| Criado Mambrillo. | |

| | SEVILLA. |
|---|---|
| El Duque D. Loandro. | |
| Duqueza Enriqueta | Madre Priora |
| El Conde D. Bermore. | Doncella Amalia. |

## APARATOS DE MAGIA

*Un soldado que habla y dos Gigantes.*

1.° Acto Una mesa que aparecerá manjares—los dos pedestales en silla—aparición de la luna en el fondo—la tapia desmorona y vuelve á su ser.

2.° Acto Un arbol que convertirá una celda y dentro una mesa donde está el trage de guerrero.

3.° Acto Un peñasco que convierte en cueva donde saldrá los Gigantes—El Cadalso que transforma en trono de flores—eleva á D. Ernesto por el aire y desaparece

# TERCERA PARTE

## ACTO 1.º

*La escena representa calle y sale Amalia.*

AMALIA. Aquing hinahanap mula ng canina
ang Conde Belmore hindi co maquita
ng maibalita ang pag alis baga
dito sa Convento dalauang mag ama.
At gayon din naman aliping Mambrillo
na casama sama bilang escudero
malaon ng arao di pumaparito
na sa bundoc mandin doon nangangaso.

*En este instante sale Mambrillo.*

MAMB. Mabuti dalaga quita nasumpungan
ang Conde Belmore aco,i, inutusan
itanong sa iyo cung nalis na,t, nanao
dito sa Convento ang mag amang hirang.
Cung alin ang bayan canilang tinungo
na cung iyong talos Amalia turan mo
cung may sulat naman iniuan sa iyo
sa aquin ibigay at ng madala co.
O cung dili caya ay nagtagobilin
cung saan ngang daco siya hahanapin
AMALIA. sa dalauang bagay na ipinag turing
gayari dinguin mo guinoong butihin,
Cung sa tagubilin ay tunay ngang uala
caputoc mang cahit na isinalita.

umalis at sucat ang mata sa luha
na aquing naquita balong ang camucha,
Bayan na tinungo ay hindi co alam
cahit sa Priora di isinalaysay
caya sabihin mo sa Condeng marangal
pumarito sia cami magpanayam.

MAMB. Gatila nga yata ibig humalili *Aparte*
na cung tayahin co sa anio ng sabi
icao ang bahala ó niña merengue
baca madesgracia huag cang magsisi.
Manoc co,i, di capon at Joló ngang tunay
hindi nga u-urong cung tungcol sa palay
isip mo,i, mabait namamaling tunay
pillo de primera pulido nga lamang.

*(Presente.* Cung may tagubilin ano,t, di ibadia
baquit nina-nasa na macaharap pa

AMALIA. ano nga sa iyo acala mo baga
aco ay babaeng. . . . .

MAMB. patauad señora.
Cung magcagayon man dica agraviado
may calisquis buaya ito ngang manoc co
ca pag di matalas manga paningin mo
maduducutan ca asahan totoo.

AMALIA. Ang tagobilin co sia mong tuparin
ito nga ang tuncol na dapat mong gauin
di bagay sa iyo matalos ang lihim
nila ngang dalaua hayo,t, magtumulin.

MAMB. Cung gayon paalam señora sa iyo
ang iyong panagot ay sasabihin co *Vanse*

AMALIA. hayo cana oslac na masamang criado
ibig macataroc ng̃ lihim ng̃ amo.
Tutungo na ng̃ayon sa loob ng̃ plaza
gauang pamimili gaganapin baga
at baca maino ang pagca abala
aco,i, cagalitan ng̃ Madre Priora.

*Vanse: Mutación bosque sale Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Soldados armados.*

ERNESTO. Iñong ipatugtog ang pipano,t, clarin
sa ating paglacad ng̃ tayo,i, maaliw
at ang capaguran huag na damdamin
ng̃ mga soldados na casama natin.
Ang sasalacain bayang paroroonan
ay malayong lubha hindi coman turan.
tatlong leguas halos ating lalacaran.
mula sa Castilla na pinangalingan.
Sa ating paglacad na cung nagsasaya
calayoang ito di maalumana
at macararating malualhati baga
ualang malay malay tayo ngang lahat na.
ELIODORO Di ca po namali Conde Don Ernesto
lalacbaing bayan malayong totoo
caya,t, umaayon sa panucala mo
guinhaua ng̃ lahat at mga soldado.
Sino man sa atin ualang mag daramdam
ano mang calayo nitong capaguran
hindi nai-ino sa saya ngang taglay
pag ahon sa bundoc pag lacad sa parang

Masdan ang soldados at ibang alagad
pauang nag sasaya na tutuang lahat
ualang nalulumbay parang namamalas
yaong ninasa na victoriang hangad.

LEOPOLDO Balang isang hagbang ang tanang soldado
pauang nag viva na di mamagcano
sa caligayahan na na mamasid co
ang victoria mandin atin ng totoo.

Diman alumana manga capaguran.
pag tauid sa bangin na di nag tatahan
uala cahit isa naquitang nalumbay
parang ina-angat nitong catuaan.

Na cung mangyayari biglang macarating
sa bayang Lorenang ating lalacbain
ng ma biguian dusa yaong manga tacsil
masasamang buthi na lilo,t, soail.

ERNESTO. Ang tagubiling co Consejos cong caual
huag mag lalayo sa campong patayan
ang samang soldados sa paquiquilaban
huag hiualain at agapayanan.

Huag masisira ang iño ngang loob
talasan ang mata sa paquiquihamoc
ialis sa puso ang taglay na tacot
at ang pairalin ang malaquing poot.

Sa Sierpe tumulad ng taglay na bangis
at doon pumara sa vivorang ganid
huag ngang titiguil sa pani-nibasib.
pag taga,t, pag ulos pag pugot ng liig.

ELIODORO. Sa campong patayan iyong mamamalas
ang pama-mayani ó Condeng marilag

isinusumpa co na ualang liligtas
ng taga Lorenang tampalasa,t, sucab.

LEOPOLDO Hindi mahahabag aco camuntiman
pag pugot sa ulo ng manga sucaban
sa dugong babaha doon maninimbulan
hangang di sumuco lumuhod ngang tunay

ERNESTO. Carampatang gauin yamang batid niño
ó manga Consejos tapat cong basallo
bacal niñong puso ay huag mang lumo
at cusang iparis sa tigas ng bato.
Caya abatayo lacad ay tulinan
at ng macarating sa cabilang parang
dalang campamento itiric pag cuan
ng tayo ngang lahat macapahingalay.

ELIODORO Sia corin baga bilang sasabihin
ng hindi mahapo ang soldados natin
isang sampong arao tayo ay tumiguil
macapag pahinga na mag alio alió.

LEOPOLDO Maca auas bilang niong capaguran
sa nilacad lacad sa bundoc at parang
at tinauid tauid sa manga batisan
quinuha sa saya caya di dinamdam.

ERNESTO. Cung gayong lacad na namag inotinot
hangang macarating sa tuctoc ng bundoc

TODOS. ualang sumusoay cusang sumusunod
at tumatalima ang iyong basallos.

*Vanse: sale Belmore y Mambrillo*

BELM. Anong naguing sagot sayong itinanong
mag sabi Mambrillo ng aquing manoy noy

MAMB. uala na,t, umalis cung saan nagtuloy
catага mang sabi di nag bilin doon.
Ang bilin sa aquin niong si Amalia
icao,i, pumaroon at maqui pag quita
at may sasabihin na lihim nga baga
uari nga may gusto etc. etc.

BELM. Itong cabangaoan na ipinag turing
pag alis ng puri sa isang butihin
ualang gurlis dumi higuit sa salamin
hindi nararapat ang bintang mong linsil.
Manga calicoan na iyong sinabi
isang casalanan na lubhang malaqui
dapat pag sisihan cahit sa sarili
at huag libaquin alisan ng puri.
Ang dalagang ito ay huaran ng hinhin
na di nag nanasa calayauang alio
may loob sa Dios at sa inang Virgen
at di caparis mo na dungo at haling.

MAMB. Huag cang magalit aco,i, ualang sala
caya nag parali ng pagayong badia
ayon sa sinabi na pabilin nia
ay may cahulugan cung pag tuirin baga.
Baquit di nia aco na pinag tapatan
huag inilihim pinali-uanagan
cung caparis ngayon aquing pinalagay
na sia sa iyo nasang maqui cuan.

BELM. Mag tahan ca oslac ticumin ang bibig
huag mong ipilit ang hindi matuid
ng hindi mabuyo aco at magalit
at pag hinampuhan icao nga balauis.

Caya ang marapat bibig mo,i, isara
cung nina-nasa mo sa aquin sumama
dico ibig dinguin licong parirala
pag alis ng puri ng isang dalaga.

MAMB. Inacu cung ano ang sasabihin co
*Aparte.* dito nga cay memeng na señor cung amo
hindi namang fraile hermanong catoto
maraming abubot Jesus que demonio.
Malabis na lubha ang pa equis equis
na pa icoticot ngayon isinulit
cung dangan nga bulag sa sinta,t, pag ibig
tingin sa babae ay angel sa langit.

*Presente* Huag cana lamang magalit sa aquin
isinusumpa co dina sasabihin
ang balang gusto mo ang siang susundin,
masama,t, mabuti panagot co,i, amen.

BELM. Ang aquing sinabi totoo,t, di lihis
bibig ay ticumin huag cang maulit
at baca sacaling hindi maca ti-is
aco ay mabuyo sa iyo,i, magalit.

MAMB. Aco,i, umaayon dico quinocontra

BELM. Mambrillo, Mambrillo, bibig mo,i, isara
ng hindi mapoot, cagalitan quita

MAMB. bueno señor memeng etc. etc.

BELM. Ngayon abatayo lacad mo,i, tulinan
at tayo,i, pumasoc sa loob ng bayan.

MAMB. ang tapat mong lingcod hindi sumusoay,
sa balang iutos ay sunod sunuran.

*Vanse: Mutación sala sale Don Alberto, Alfredo, Arsenio y Laiceo.*

**Alberto.** Baca cayong lahat ay nacacatulog
at dinadalao ang Castillo,t, muog
sa nag sisitanod na manga soldados
ang atin caauay biglang macapasoc.
Ualang malay tayo ay sumasagasa
yaong Castellanos na lilo,t, cuhila
iñong pag lamayan consejo cong madla
at baca sacali tayo,i, maguipit nga.
Tunog ng balita umaalingaongao
palacad na rito narian sa parang
ang Conde Ernesto at consejong tanan
may dalang armada taong di mabilang.
Dito nga ang tungo parali ng lahat
pastores sa villa ang tahan sa gubat
caya basallos co huag pumanatag
soldado,i, ihanda sa paquiquilamas.
Ihanay sa pinto ng ating muralla
at iñong dagdagan manga centinelas
mag halihalili cayo ngang dalaua
pag dalao sa madlang naroon deguardia.
O duque Eliceo ang iyong tungculin
libutin ang bayan cusang ipag bilin
na biglang isara pinto cung dumating
yaong Castellanos naca auay natin.

**Alfredo.** Ang daquilang Conde ay sumapanatag
aming gagampanan ang tanan mong atas
cami nga ng duque sa lahat ng oras
bantay sa muralla dadalauing caguiat.
Ang soldadong laan sa pag babatalla
biglang ihahanda ngayon parapara

cahimat lumusob ang manga cabaca
di na mai-ilang sa pana-nandata.
Ang bantay sa muog ay pag bibilinan
na mag paca ingat mata ay talasan
mag sabi pag daca sacaling matanao
cung dumaratin na Castellanong hunghang.
Sa arao at gabi bilog ng muralla
aquing dadalauin tanang centinela
sa boong mag damag di mag papahinga
sacana matulog sa dacong umaga.

ARSENIO. Aco buñing Conde ay gayondin naman
hindi gugupiling cusang mag lalamay
sasaliesiquin co boong pamamayan
at manga cuarteles na di mag tatahan.
Ayon sa balita ng manga villano
na aquing natatap at sa mangangaso
umano,i, palacad dito nga ang hugbo
niong malulupit lilong Castellano.
Sa labas at muog bandang silanganan
lihim na soldados aco,i, mag lalagay
sacaling dumating ang manga caauay
ng ating maculong sila,t, mapipilan.
Pag bibilinan co sa lahat ng oras
huag magupiling na silay malingat
parating tatanao mag cabilang gubat
ng di mapipilan tayo nga pong lahat.

ELICEO. Aco buñing Conde sa pina tungcol mo
huag mabalisa at gaganapin co
ipinapangacong pag panaog dito
ay pag sasabihan ang lahat ng tao.

Ng̃ maca pag handa boong cailagan
talagang pag cain sasang buang arao
na hangang matapos ang casigalotan
ng̃ayon mabibingit pilit na daratnan.
Ang mang̃a pintoan malaguian ng̃ sara
ipag tulacan man hindi mabubuca
caya tumahimic bahalay aco na
ng̃ cautusan mong pinag bilin baga.

ERNESTO. Yamang di caila talos niñong tunay
itong humaharap na capang̃aniban
huag mag pabaya cusang pag lamayan
ang maguipit tayo lalong cahirapan.
Itong pag lilipon ay atin ng̃ putlin
ng̃ iñong maganap ang tanan cong bilin

TODOS. cung sia mong nais ano ngat di sundin
marang̃al na Conde pang̃inoon namin.

*Vanse: Mutación Jardin con dos pedestales y una mesa en medio que transforma iguales, pared á la izquierda; preparado la Luna que alumbrará la escena, aparece Belmore, y dice.*

BELM. Itong si Amalia cung ano ang dahil
ng̃ayon nababalam dipa dumarating
sa dilim ng̃ gabi natatacot mandin
caya ang marapat buang pasilain.
Sa capangyarihan ng̃ medallang taglay
sumilang ng̃ayondin liuanag ng̃ buan
itong buong jardin ay cusang tanglaoan
paui-ing marali itong cadiliman.

*En ëste instante en el fondo aparece poco poco la luna y sale Amalia y dirige donde está Belmore*

AMALIA. Canina pa aco di maca panaog
yaong cadiliman ay nacacatacot
biglang luminuanag buan ay sumipot
ang himalang ito hindi co masayod.
Belmore, Belmore icao ay nasaan
BELM. narito aco quitay ina-antay
AMALIA. ano,t, nacapasoc saan ca nag daan
BELM. sa pader na ito iyong natatanao.
Tayo ay umupo butihing dalaga
sapagca ñgat aco,i, lubos na pagod na
AMALIA. cung aco,i, mañgahas cumuha ñg silla
sa iñgay maguising ang Madre Priora.
BELM. Ang namamasid mong dalauang pedestal
silla sa Convento di macacapautay
AMALIA. huag aglahiin yaring abang lagay
BELM. titigan ng mata na cung cabulanan.
Sa capangyarihan virtud ñg medalla
dalauang pedestal biglan maguin silla
at sa mesang marmol lumitao pag daca
pag caing masarap naca liligaya.

*Transforma los dos pedestales en sillas y en la mesa aparece varios manjares*

BELM. Abatayo ñgayon ô Amaliang hirang
at mupo sa silla doon mag panayam
sa nañga roroon na hahandang manjar
cung iyo ngang loob ñgayon pag damutan.

AMALIA. Daquilang Belmore na mamangha aco
dito sa himala na pinaquita mo
BELM. dalagang butihin ngayon abatayo
doon na lutasin salitaang ito.
AMALIA. Hindi sumusoay sa iyong aniaya
dapat pasalamat sa bigay mong caya
ang isang alipin caparis co baga
iyong ibinilang sa isang duquesa.
BELM. Icao nga Amalia ay ina-ari co
na parang capatid paniualaan mo
sa pagca,t, dumamay sa hirap cong ito
di inalintana caratnan may ano.

*Se van los dos donde está las sillas y se sienta.*

*Mismo.* Sa nasa harap mo ngayon ay tumiquim
camunting nacaya na manga pag cain
AMALIA. gasino na aco na di quita sundin
isang hamac lamang tunay na alipin.
At sa catunayan ng icao malugod
titicman cong lahat tanang inihahandog
ang pasasalamat ay lubos na lubos
sa iyong paquita na mabuting loob.

*Disfruta los manjares los dos y despues de una carta pausa dice.*

BELM. Diata nga,t, hindi nag bilin sa iyo
cahima,t, catαga ang sintang irog co
AMALIA. daquilang Belmore paniualaan mo
BELM. baquit co ipilit cung siang totoo.
Dapuat cung ibig mo ó Amaliang hirang

sumama sa aquin dito ay mag tanan
na parang capatid quitay ibibilang
ganti co sa iyo ayon sa pag damay.

Saan man humangan ating maquiquita
ang caibigan mo na si Enriqueta
sa pag ca alipin ng maalis cana
cung mamagalingin nais mong sumama.

Mag damit lalaqui nganyon sa paglacad
ng di mag casala tao cung mamalas
pag tauid ng batis ay lubhang mahirap
ang pananamit mo hindi nararapat,

Caya tumugon ca ng aquing matalos
na cung aaminin icao ay susunod
ng di nababalam capatid cong irog
lalacbain natin ay malayong lubos.

AMALIA. Saan ngang pintoan tayo magdaraan

BELM. sa namamasid mo ngayong batong buhay
na nag hilom baga aquing iua-uaray
muling mananauli sa dati ngang lagay.

AMALIA. Damit na lalaqui ay saan cucuha

BELM. pagca labas dito iyong maquiquita
ang balang nasain na iyong mapita
iyong macacamit asahan Amalia.

Bagaman di tunay na quitay capatid
mag mula nga ngayon mahal ca sa dibdid
balang mahiling mo na mapitang ibig
ipinapangacong iyong macacamit.

Cayong batong buhay sa virtud cong hauac
sa sang quisap mata ay biglang malagas
caming mag capatid ay ng macalabas

sumunod sa licod huag cang masindac.

*La pared desmorona y abre paso á los dos y estando fuera del jardin dice*

BELM. Icao ay manauli sa dati mong lagay
itong pagca lagas mag hilom 'pag cuan

*La pared vuelve á su ser.*

*Mismo.* lacad na Amalia ng̃ di nababalam
AMALIA. sa cautusan mo hindi sumusoay.

*Vanse Mutación calle sale Mambrillo tambaleando llevando una botella de vino en la mano.*

MAMB. Medio malácanting ng̃ayon ang lagay co
madilim ang mata masaquit ang ulo
at papatid patid ang paa co diablo
di naman uminom ng̃ malabis aco.
Ang alac na ito anaqui di alac
na cung lasahin co sa ramdam co,i, gas
sa pag mamarali ng̃ aquing pag sungab
dico na inamoy ininom co,t, sucat.
Na cung magcataon na aco,i, maquita
ng̃ Condeng amo co pilit masosorra
ang mabuti yata uminom ng̃ purga
yaring pag ca hilo ay ng̃ guminhaua.
Baquit ang amo co may taglay na lumbay
ng̃ pag ca ulila sa sintang sinimpan
na hindi matalos pinaronang bayan
casama ng̃ ama tunay na magulang.

Ano baga caya ang nasasa loob
ng pagca ulila sa mutiang inirog
na cung tayahin co ito,i, matatapos
sa lumbay at dusa at pag hihimutoc.
Aquing isasauli ang alac na ito
doon sa dispensa ng señor cong amo
na cung mailagay aco ay tutungo
sa tinutulugan na tahanang cuarto.

*En el momento de marcharse lo vé á Cloelia que llega furiosa llevando un palo.*

*Mismo* Hangang saan aco sinasamâ mandin
mabuti na lamang dito,i, nag tumiguil
cung hindi naraquip ng matandang maching
may dalang talucod tigre ang cahambing.
Saan cayang daco mangungubli ngayon
ng hindi maquita aco at masumpong
nitong mamimilit na matandang pusong
ang taglay cong virgo nais na maluoy.

*Se va y esconde en el segundo bastidor de la derecha y sale á la izquierda Cloelia con baston en la mano.*

CLOELIA. Uari na mataan dito si Mambrillo
saan daco caya ito na patungo
pag quitay naraquip asahan mo pillo
aquing babalian ang tanan mong buto.
Yayamang uala ca sa aquin pag tanao
pinahabol habol dito hangang parang
mag paca tatag ca capag nasumpungan
sa oras na ito dito titimbuang.

Di ca bubuhain anomang marating
isinusumpa co tampalasa,t, haling

*Paso buscando en todos los rincones y al ver á Mambrillo que oculta dice:*

narian ca pala palamara,t, tacsil
catapusan mo na mag pa Jesús haling.

*Abansa con el palo en la mano, Mambrillo al ver sale Corriendo y dice:*

MAMB Icao ang bahala señora Percacia
huag cang mangahas na lumapit baga
ng̃ di ang hauac co na dalang botella
ulo mo,i, duruguin gayondin ang pang̃a

*Pone en guardia amenazándola.*

CLOELIA. Hindi natatacot aco,t, nagugulat
cahit may botella sa camay cang hauac
sa taglay cong galit ng̃ayon magbabayad
pag api sa aquin pag cutia mo sucab.

*La persígue de palos á Mambrillo y este corre hasta dentro siguiendo en pos Cloelia--Mutacion sala y sale Pascasio.*

PASCACIO. Lubha ng̃ malayo sa aquing acala
ang Conde Ernesto at consejong madla
cahit manauari ang victoria naua
canilang macamit dito sa pag digma.
Sa taga Lorena na sucab at lilo
na paua ng̃ang tacsil mang̃a ualang apdo
at bihag na dalhin calahatan dito
ng̃ maparusahan sa gauang di toto.

Ang cacuhilaan na dito inasal
di nag sabi sabi biglang sumalacay
ang manga soldados sa muog na bantay
ualang itinira lahat ay pinatay.

Mabuti na lamang ang tanang consejo
ay ng mag pa guibig biglang nacadalo
ang daquilang Conde may samang soldado
caya,t, di natuloy nacapasoc dito.

At doon sa bundoc sia nag lalaban
na may tatlong oras na di nag huhumpay
cung anong himala cumulog umulan
nag dilim ang bundoc bong caparangan.

Disin at cung hindi cusang nag catapus
nag halang ang bangcay sa labas at loob
at ang pag uauagui doon napanood
ang panuntang palad sa paquiquihamoc.

Ang balang matalo ang mata,i, luluha
buhoc nga sa ulo lalapnutíng paua
cung di macatiis sa malaquing hia
ay mag patiuacal buhay ay mauala.

At ang nagtagumpay pinanuntang palad
malabis ang saya na hindi ma ulat
at sa paraiso parang ina-angat
sa caligayahan bilang na tinangap.

Aco,i, yayao na aquing dadalauin
ang lahat ng bantay baca nahihimbing
ualang malay malay cami salacain
bantay sa muralla lahat ay patain.

Vanse ý TFLON

# ACTO 2.°

*La escena representa Calle y sale Loandro y Enriqueta.*

LOANDRO. Mutiang Enriqueta na anac cong irog
icao catatauag sa ma auang Dios
ng tayo,i, iligtas sa madlang sigalot
daraanan natin caparanga,t, bundoc.

Cahit manauari tayo cung dumating
sa bayang Lorena tinubuan natin
ang licong paratang binuhat sa aquin
huag manatili malimot na tambing.

Boong cayamanan sa ating quinuha
cahit manauari namabalic baga
gayondin ang bahay at madlang acienda
canilang sinamsam lahat para para.

Tanging naca ligtas ang ari mo lamang
sa ating pag alis na dala ngang tunay
at camunting pilac sa bulsay nalagay
sa ating pag lacad pinag taquip uhao

ENRI.ª Nanunungong langit sia ang bahala
mag tangol sa atin mag taglay ng aua
sa dinagang sala nalisiang paraya
na cung sinong tacsil nanag panucala.

Cahit sa pangarap buthing pag lililo
ama di sumagui banta co sa iyo
cung ano at baquit nag tataca aco
pinaratangan ca ng Conde Alberto.

Di nuhang sanguni na bilang nag tanong
sa udioc ng iba tinauag cang pusong
tinambayan bigla ng matinding hatol
cung di naca iuas patay cana ngayon.

LOANDRO. Pinag mulan nito bantaco sa inguit
ng ibang consejos sa pagcat nabatid
privadong gagauin sacdalan ngan tiquis
ng Conde at madlang capulungang cabig.

Sa pag ca,t, talastas dico tutulutan
balang panucala na lico at sinsay
icapapahamac ng tao sa bayan
ano mang mangyari ipag sasangalang.

Mula pa ng arao guinagaua aco
ng Condeng marangal caniang privado
ano ang dahilan na di inamin co
pinangingilagan ang may buthing lilo.

Sa pinilit pilit aquing inayunan
aco,i, napaóo at hindi sumuay
di caguinsa guinsa ay pinaratangan
ng himalang linsil nanaca susuclam.

Mabuti na lamang bigla cong nabatid
itong catacsilan canilang inisip
quita ay niyaya sa bayan umalis
tinahac ang bundoc caparangan,t, yungib.

Na hangang humantong tayo sa Sevilla
sa capusucan co panibughong dala
munti ng maquitil ang tangang hininga
ng maquipaglaban sa hindi quilala.

Di naman masabi sa aquin nag culang
aco ang humamon cami,i, mag patayan

cung caya,t, nagalit linait cung tunay
disin at cung hindi ayao na lumaban.
Sarisasing hirap ang aquing narating
at naramay capã bunsong guiniguilio
nagtiis nag puyad pagot at hilahil
ang caralasan pa na di nga cumain.
Di inalumana ang hirap na ito
malubay sumunod patungo ang ulo
di nag dalamhati at minatamis mo
mag pa hanga ngayon irog na bunso co.

ENRIQ.[a] Amang pinopoon sinong ibig mo pa
dumamay sa iyo sa ganitong dusa
cung di acong yari na anac mong isa
na inaanducha mo at minahal baga.
Ang hirap na ito ay ipasalamat
sa ma auang langit at Virgeng marilag
ma tiis din natin itong madlang hirap
biyayang pahatid na parusang gauad.
Caya abatayo ngayon mag tuluyan
sa bayang Lorenang ating paroronan

LOAND. lacad aquing bunso ng hindi mabalam
malayo pang lubha tatahaquing parang.

*Vanse: Mutación bosque á la izquierda muralla, sale á la derecha Don Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Soldados.*

ERNESTO. Yamang narito na sá tapat ng muog
tayong calahatan piling Castellanos
mangag sabay-sabay cayo sa pag lusob
at iñong tibain ang puso at loob.
Huag biguiang daan cusang maca tagbo
piliting suculin itong manga lilo

icao ang bahala duque Eliodoro
ng̃ pag aalaga sa ating soldado.
At icao Leopoldo ang̃ bahala naman
sa nag sisitanod sa murallang bantay
iyo ng̃ang pucsain huag tirhang buhay
hangang di sumuco lumuhod ng̃ang tunay.
Huag mabahala ang Condeng masigla
sa tanang soldados na atin casama
hayo,t, pag utusan cami capag daca
at ng̃ masalacay ng̃ayon ang muralla.

LEOP. Hanga di nga nila tayo namamasid
sagasaing bigla ang manga balauis
bantay sa muralla cahit mag paguibic
lipol na ang lahat na soldadong cabig.
Ang Conde Alberto tatagbo na lamang
hahanap ng̃ suloc na pag tatagoan

ELIOD. ó daquilang Conde cami pag utusan
ng̃ biglang macamit ang nasang tagumpay.

ERNESTO. Cung gayon lusob na manga Castellano
paminsan patain tanang Loretano

TODOS. mag paca ingat na cayo manga lilo
capag di sumuco catapusan niño.

*Entran todos dentro de la muralla—ruidos de armas dentro.*

*Guardias.* Cami guicban niño dito sa muralla
(DTRO.) pumasoc ang hugbo ng̃ taga Castilla
*Castell.os* capag di sumuco manga palamara
bancay cayong lahat dito matitira.

*Sale peleando D. Ernesto, Eliodoro, Leopoldo y Soldados contra D. Alberto, Alfredo, Arsenio y soldados—paren.*

ALBERTO. Gauang catacsilan dimo na linimot
tampalasang Conde lilo,t, balaquiot
sa iyong guinaua ca asalang hayop
dito huhucoman buhay malalagod.

ERNESTO. At ang guinaua mo sa Castillang bayan
di baga gayondin lilo,t, tampalasan
ano,t, nanibago ngayon magantihan
at pinalagay mo isang capusungan

ALFREDO. Ang ugaling duc-ha hindi nga maalis
sa iño Castellanos na lilo,t, balauis
namihasang lubha cayo malulupit
ngayon nanatili gauang pang lulupig.

ELIOD. Cayo ang nag turo caasalang linsad
manga Loretanos na lilo at sucab
ng aming parisan cusang nanguilalas
at cami ang siang pinanganlang oslac.

ARSENIO. Manga palamara ticumin ang bibig
ang papag usapin ang hauac na caliz
arao na tadhana niño malulupit
lulusong sa hucay pauang mabubulit.

LEOP. Cayo nga ang siang dito mabuburol
tatanauing bancay manga lilo,t, pusong
sa catauan niño ang dugong babalong
cayong Loretanos mag sisipag langoy.

ALBERTO. Lusob aquing caual pag sabayan niño
patain ang madlang dungong Castellano

*Lorena.* capag di sumuco matitimbuang cayo
dito manga oslac tampalasat lilo.

**Ernesto.** Huag biguian daan sila macatanan
cusang macapasoc sa loob ng bayan
*Castilla.* dumating ang oras tadhanang mamatay
calaparang bundoc ang maguing hihigan.

*Pelean y vansen todos hasta dentro, quedando D. Alberto y D. Ernesto despues de algunas vueltas paren,*

**Ernesto.** Nag lalambot cana lilo,t, tampalasan
ano,t, di sumuco lumuhod ca hunghang
ang ibig mo yata quitlan ca ng buhay
niaring patalim co na hauac sa camay.
Huag mong itulad sa nag daang guerra
niaong namaguitna ang culog at sigua
sa iño nga tacsil ang siang nag adia
ngayo,i, ibahin mo lilo,t, palamara
**Alberto.** Sumuco ng anio icao,i, nahihibang
nangangarap mandin icao tampalasan
alalahanin mo na pag babayaran
casucabang ito na iyong inasal.
Asahan mo lilo papatain quita
ng di pamarahan at salaminin ca
niong carugo mong capua palamara
ualang binubuco cung hindi mangaga.
**Ernesto.** Yamang sa malubay at sabing banayad
ayao pahinuhod sa aquing hicayat
dito ca malibing sa guitna ng gubat
sampo ng campon mo tampalasa,t, sucab.
**Alberto.** Ang diuarang sabi iyo ngang bayaan
itong pag lalamas siang biguiang hangan

ang balang may palad ngayon mag tagumpay
at ang uala naman ay matirang bangcay.

**Ernesto.** Mata mo,i, talasan ngayon ng̃ pag salag
ng̃ di ang buhay mo ngayon ay mautas

**Albto.** icao ng̃a ang siang namag pacatatag
ng̃ hindi maburol dito ng̃a sa gubat.

*Pelean hasta dentro y sale peleando, Alfredo contra Eliodoro despues de algunas vueltas paren.*

**Eliod.** Dica pa sumuco ó taong balauis
ibig mo pa yatang hiningay ma alis
ang calacasan co dimo namamasid
baguio ang catulad at nacacauang̃is.

Ang manga sugat mo uala ng̃ pagitan
sa mari-ing taga at ulos cong bigay
tadtad nang̃ang lahat ang iyong catauan
ano,t, di sumuco lumuhod cang tunay.

**Alfredo.** Sucdan ng̃ang maquitil ang tang̃ang hininga
isinusumpa cong di tataliedan ca
at pag pipilitan na patain quita
dito ng̃a sa parang bangcay na matira.

Nahan ang sugat cong iyong sinasaysay
na ualang pag itan sa aquing catauan
nang̃ang̃arap mandin icao tampalasan
ó guinugulat mo ng̃ mahintaçutan.

Huag mong asahan icao sa Castilla
palamara tacsil macacabalic pa
sampalatayanan namabuburol ca
ngayon maquiquitil ang tang̃ang hininga.

ELIOD. Diata,t, totoo lilo,t, tampalasan
hindi ca susuco luluhod ngang tunay

ALFDO. cung ualang espada na hauac sa camay
talagan pang quitil sa ingat mong buhay.
Datapuat hangang may piguil na caliz
ang buhay mo oslac nasasapanganib

ELIOD. capalaluan mo ngayon ng ma alis
mag pa Jesus cana lilo at balauis.
Cung gayon ay lapit ng mabiguiang hanga
at dito sa parang bangcay cang matira

ALFDO. narian na sucab mag paca ingat ca
ang hindi mapiguil taga ng espada.

*Pelean hasta dentro y sale peleando Arsenio contra Leopoldo despues de algunas vueltas paren.*

LEOP. Ano,t, hindi ca pa ngayon na lumuhod
at huminging tauad lilo,t, balaquiot
ang ibig mo yata bancay mapanood
catauay humalang sa guitna ng bundoc.
Ang manga sugat mo hindi na mabilang
malimit na lubha sa boong catauan
ano pa nga lilo ngayon inaantay
dicapa lumuhod sa aquing harapan.

ARSENIO. Taong bungangaan bibig mo,i, isará
ng hindi sicangan bibig ng espada
icao pumayacpac na cung mag victoria
maquitang mahapay aco at patay na.
Na hangang may calis pangulos sa iyo
huag pa iralin ang cayabangan mo
dapat mong tantoin sa oras na ito
dina maquiquita paglubog ni Febo.

**Leop.** Sa sabing malubay na cung aayao ca
sa guitna ng̃ parang bangcay cang matira
**Arsenio.** lapit ng̃ marali lilo,t, palamara
ng̃ manao ng̃ayondin ang tang̃ang hining̃a.

*Pelean hasta dentro y sale D. Alberto Alfredo, Arsenio y soldados.*

**Alberto.** Tulinan ang lacad mang̃a aquing caual
pumasoc sa muog pinto,i, ng̃ masarhan
ng̃ di macapasoc ang ating ca auay
at muling mag tipon soldadong pang laban.
**Alfredo.** Oo ng̃at uala na ang ating soldado
nalipol ng̃ lahat namatay sa campo
**Arsenio.** caya mag marali na pumasoc tayo
ng̃ di mapipilan Conde Don Alberto.

*En este instante sale Don Ernesto, Eliodoro Leopoldo y Soldados.*

**Ernesto.** Saan mag tatago ó mang̃a balauis
aling tutunguhin caparangat yungib
cung cayoy aayao lahat na ma amis
isucong marali ang hauac na caliz.
**Alberto.** Isuco ang caliz anio tampalasan
ticumin ang bibig huay mong duluhan
cung caming̃ang lahat ay iñong mapatay
at saca na cayo cusang mag tagumpay.
**Eliod.** Mag tahan ca oslac palalong mag turing
baquit nag si tacas cayo,i, nag tumulin
at cami sa campo iniuan na tambing
nangag si tacbuhan cayo mang̃a tacsil.

ALFREDO. Lilong Castellano bibig mo,i, isará
ng hindi sicangan ngayon ng espada
pag nuling nangusap na umulit ca pa
ulo mo,i, lalacpac tacsil palamara.

LEOP. Manga bungangaan mag si tahan cayo
ng pananalita na hindi totoo
ano,t, icacaila ito ngang pag tagbo
manga caruagan na inasal niño.

ARSENIO. Cung cami may gulat ngayon sumuco na
aming ibinigay hauac na sandata
caya manga tacsil isa alaala
dito malilibing bancay matitira.

ERNESTO. Lusob aquing campon huag na tugutan
isa sa canila may matirang buhay

*Castellos.* ó manga balauis ito,i, catapusan
lulusong sa handang taning na libingan.

ALBERTO. Pag sabayan niño manga aquing sama
lilong Castellanos pataing lahat na

*Lorena.* sa tayo,i, tumimbang manga palamara
oras ng pag panao ng iñong hininga.

*Pelean despues de algunos momentos rinden los de Lorena.*

*Lorena.* Sumusuco ngayon caming calahatan
tuloy ipatauad itong aming buhay

ERNESTO. ang manga sandata samsamin pag cuan
ó manga Consejos na tapat cong caual.

*Recoge los soldados las armas de los cautivos.*

*Mismo.* Cayo,i, mag si tindig sa pag caca luhod
manga taong duag lilo,t, balaquiot

doon sa Castillo Leopoldo ipasoc
culungin ang lahat laguian ng̃ soldados.
Carampatan bantay, huag mag palapit
sa canino paman na capua bulisic
iutos patain cung may nag pipilit
ito ang bilin co Consejos cong cabig.

*Vanse: Leopoldo acompañado de los soldados llevando á los cautivos.*

ERNESTO. Tayo ay pumasoc ó manga Consejo
sa loob ng̃ bayan ng̃ayon ay tumungo
sa quinalalaguian ng̃ real palacio
TODOS. cami sumusunod sa balang loob mo.

*Vanse: Mutacion Sala sale Eliceo.*

ELICEO. Manga Castellanos pauang nag diriuang
ang hiao ng̃ viva hindi mag ca mayao
diata ó lang̃it bihag at talunan
ang Conde Alberto at consejong tanan.
Ng̃ hindi maramay aco ay aalis
aquing hahanapin saan man sumapit
ang Conde Belmore ito ng̃ mabatid
ng̃ ma abuluyan na mabauing tiquis.
Ang napang̃aniaya na bayang Lorena
nilupig tinalo ng̃ taga Castilla
at ang nacuculong consejong lahat na
sa pag caca piit ay mahango baga.
Aco,i, magdadamit na parang timaua
lalabas sa bayan na mag i-inot nga

ngayon mag daraan sa dacong cusina
ng hindi maraquip ng manga cuhila.
Itong alingaongao aquing naririnig
manga tao mandin sa hacdan nananhic
caya ang marapat ay biglang umalis
ng hindi abutan at aco,i, maraquip.

*Vanse: Sale Ernesto, Eliodoro y Leopoldo*

**Ernesto.** Ó duque Leopoldo napiit ng lahat
yaong manga lilong tampalasa,t, sucab
**Leop.** cung namasid mopo at iyong namalas
pilit ang puso mo mag tataglay habag.
**Eliod.** Bago malis tayo dito sa Lorena
ipanihala mo ditong matitira
bilang presidente mapag quilala
na dapat ngang sundin ng taong lahat na.
**Ernesto.** Tunay ang sabi mo ó duqueng marangal
aquin ng talastas na dapat mag iuan
isang presidente na mapag quilanlan
ng nanga riritong nag sisi pamayan.
Icao D. Leopoldo ang ma iuan dito
bilang punong Hucom ngayon sa Condado
isang libo naman macacasama mo
soldadong marahas piling Castellano.
Calahati nito ay iyong ilagay
doon sa muralla siang maguing bantay
iba,i, sa Palacio, iba sa lansangan
na mag papayapa manga caguluhan.
Huang mag pabaya parating dalauin
ang tanang soldados na campon nga natin

sa nangag babantay iyong ipag bilin
talasan ang mata huag magupiling.

LEOP. Ualang malilicta na cahimat isa
ng tagobilin mo ó Condeng masigla
sampong pag papasunod sa taong lahat na
ng manga mamayan

ERNESTO. Leopoldo sucat na.
Conde sa Lorenang nasa bilangoan
sampo ng Consejos na casamang tanan
sa manga pag cain iyong alagaan
pag dating ng oras huag na mag culang.
Mahalin ang lahat huag ngang apihin
baga man natalo at bihag na turing
ng ualang masabi ibang macalining
bucas macalaua aco ay sisihin.

ELIOD. Tunay ang sabi mo ó Condeng marangal
di dapat limutin leing catuiran
caya don Leopoldo itong cautusan
ng Conde tupdin mo huag na mag culang.

LEOP. Itong cabilinan ó Conde Ernesto
aquing gaganapin pangacong totoo
una,i, capurihan nating Castellano
ang gauang mahahabag sa capua tao.

ERNESTO. Abatayo ngayon na mag pahingalay
manga Consejo co na basallong caual

*Todos.* caming iyong lingcod ay sunod sunuran
sa balang ma loob ng Condeng marangal.

*Vanse: mutacion bosque Sale Belmore Amalia y Mambrillo.—con un arbol que trasforma.*

BELM. Yamang malapit na icao ay mag bihis
ng̃ damit guerrero ó bunsong capatid
sa ating pag lacad ay lubhang pang̃anib
pag tahac ng̃ bundoc caparang̃at yung̃ib.
Sa halamang iyan iyong natatanao
lapit at cunin mo buong cagayacan
*(se va Amalia y vuelve)*
ó cacang capatid ualang matagpuan
damit mong sinabi sa guerrero,i, laan.

BELM. Sa capangyarihan ng̃ guintong medalla
cahoy na mayabong biglang maguing Celda
sa isang lamesa malagay pag daca
ang damit guerrerong caligaligaya.

*El arbol transforma en una Celda lujosa y dentro hay una mesa donde esta el trage.*

Hayo na cunin mo Amalia isuot
sa loob ng̃ Celda ay biglang pumasoc
at quitay hihintin na hangang matapos
caya mag marali capatid cong irog.

*Amalia, entra en la Celda, terminado de vestir vuelve á salir.*

BELM. At icao Mambrillo bibig mo,i, ticumin
huag isiualat namasid mong lihim
capag nag dila ca at may nacalining
asahan mo sucab quita,i, papatain.

MAMB. Sa aquin ng̃a señor huag mababala
dico ibubulong cahimat sa daga
cung matanong aco cung siya sino ng̃a
sasabihin duende dinampot sa lunga.

BELM. Ang cabangauan mo ay dina na alis
may halong parati biro cung mag sulit
MAMB. ó señor cong amo huag cang magalit
isang ca aliuan sa pagod na quipquip.
BELM. Cabilin bilinan pag pasoc sa bayan
huag mag salita cayo caputoc man
cung si Enriqueta aquing matagpuan
aco ang bahala ng gagauin bagay.
Dapuat cung hindi muling malis tayo
at sa Babilonia doon ay tumungo
hindi nga sasala naroroon ito
dalauang mag ama na duque Loandro.

*En este instante sale precipitado Eliceo, y de la Celda Amalia en trage de guerrero.*

ELICEO. Salamat Belmore quita,i, natagpuan
BELM. saan ca nangaling ano,t, humihingal
at nag damit pastor ano ang dahilan
may nangyari baga sa Lorenang bayan.
ELICEO. Aco ngay nag tanan patagong lumabas
sa loob ng bayan tinungo co,i, gubat
quitay hahanapin ng iyon matatap
nangyari sa bayan at consejong lahat.
BELM. Taga saan baga lomoob sa iño
ELICEO. ang Condeng malupit lilong Castellano
lihim na pumasoc itong manga lilo
pinatay sa muog bantay na soldado.
Amain mong Conde nasa bilangoan
sampo ng consejos na pipiit naman

BELM. naroon pa caya yaong tampalasan
na Condeng malupit solopicang asal.

ELICEO. Sa aquing acala ay naroroon pa
at ang cayamanan pauang quinucuha
hindi nga malayo Consejong lahat na
ay pina, pugutan sa guitna ng plaza.

BELM. Lacad abatayo biglang mag tuluyan
aco ang bahala sa Condeng sucaban
pag aquing naraquip iyong matitignan
ang mga pahirap aquing ibibigay.

Magugunita nga nitong sucab lilo
at pag sisisihan pag api sa iño
capag hinatulan itong amain co
ay capalit naman ang caniang ulo.

AMALIA. Sa pamamayani aco ay sasama
*Aparte (á Belmore.)* cung pahintulot mo ó Condeng masigla

BELM. icao tumahimic bayaang mag isa
tanang naroroon sa aquin culang pa.

Iyo ngang talastas ang capangyarihan
na ingat co,t, impoc sa encantong lalang
sa isa cong uica ang Condeng sucaban
sari saring dusa pabubulusucan.

Aquing susunuguin at gagauing abo
sia at madlang casamang consejo
cung matapos nanga Castillang Condado
aquing iraramay sa sucab at lilo.

At di mahahabag aco camuntiman
cahimat pumatong pula sa catauan
isinusumpa co masunod co lamang
itong binabanta sa lilot sucaban.

Mag pacatatag na ang Condeng balauis
sa galit cong ito volcan ang cauangis
ca pag nag ca taón na aquing naraquip
sa tandang libingan doon mabubulid.
Caya abatayo biglang mag si lacad
ng̃ dí macatanan yaong Condeng sucab

*Todos.* caming calahatan ay talimang lahat
hindi sumusoay ó Condeng marilag.

## Vanse y TELON



# ACTO 3.°

*La escena representa bosque y sale Loandro y Enriqueta.*

LOAND. Sa bayang Lorena yamang malapit na
ó irog cong anac mutiang Enriqueta
lacad ng̃ marali huag mag pahinga
sa labas ng̃ muog tayo ay matirá.
Hangang macaquita na may macausap
isa sa Consejo ng̃ Condeng marilag
na cung na aninao paratang na buhat
dumung̃is ng̃ aquing dang̃al na iningat.

ENRIQ.ª Icao ang bahala amang panginoon
bala mong loobin aco,i, umaayon
cahit manauari ang Dios na poon
sa aquing pag tauag ay mahabag ngayon.
Tayo cung sa bagay ualang bahit sala
ano at cung baquit pinaratang̃an ca
talastas ng̃ lang̃it at virgeng María
cailan man sa bayan di nag palamara.
Caparang̃at bundoc ay ating tinahac
cusang nang̃ung̃ublí tacot na ma-malas
sa nang̃ag u-usig mag bibigay hirap
na mang̃a soldados lubhang mararahas.

LOANDRO. Caya Enriqueta bunsong guiniguilio
habang lumalacad tayo,i, manalangin
sa Dios na poon at maauang Virgen
itang̃ol din tayo sa may buthing linsil.
Huag din itulot yaong carung̃isan
na hinalang mali aco,i, mababahiran

ma aninao naua ang caliuanagan
at ang maca pasoc tayo ñga sa bayan.
Catungculang dati ay i-iuan co na
buñga ng sigalot bithayan ng dusa
caya abatayo bunsong Enriqueta
at ng tayo naman macapag pahinga.

*En este instante sale Don Ernesto, Eliodoro y soldados.*

ERNESTO. Ang Conde Alberto palamara,t, sucab
di nag libang arao sa atin nag bayad
pilit nag hilambot ang pusong matigas
at nangayupapa humingi ng tauad.
Cusang napasucob sa dangal cong taglay
tinalicdang lahat ang capalaloan
sampo ng Consejos na caniang caual
sa nangyaring ito sisihin ngang tunay.

ELIOD. Cun ang buñing Conde sa sarili baga
hindi mag i-isip na mag palamara
ito,i, panucala ng consejos nia
caya na palulong sa iyo nag casala—*mira.*
Sino caya yaon na dito ang tungo
anaqui mag ama sa pagca masid co.

ERNES. iyo ngang lapitan duque Eliodoro
sa aquing pangalan ngayon tauaguin mo.

*Acerca Eliodoro á Loandro y á Enriqueta.*

ELIOD. Sa ngalan ng Condeng macapangyarihan
sa bayang Castilla na nilu-luhuran
cayo,i, mag si lapit huag magulantang
di cayo aanhin lubos na asahan.

*Acerca Loandro y Enriqueta—detrás Eliodoro.*

**Loandro.** Icao po,i, biguian Condeng daraquila
niong masanghayang arao na payapa
naririto cami sabihin ang nasa
na cung macacaya aming magagaua.

**Ernesto.** Salamat sa iyong na bati ngang bigay
manga capurihan sa ingat cong dangal
caya co minithi cayo mapanayam
bilang itatanong bayang paroroonan.

Sa pagca,t, panganib pag lacad sa bundoc
pasasamahan co cayo ng soldados
hangang macarating cusang macapasoc
bayang lalacbain Villa ó Condados.

**Loandro.** Doon sa Lorena cami paroroon
tinubuang bayan mulang batang sangol.

**Ernesto.** doon maligalig ang Conde at campon
nasa sa Castillo ngayon nacuculong.

Sa pagca,t, tinalo sila ng caauay
caya,t, ñapipiit nasa bilangoan
cung loob nga niño ina-aniayayahan
doon sa Castilla cayo nga,i, manahan.

Aco ang bahala sa cacailanganin
sa pilac, sa damit, at manga pagcain
ang lahat ngang ito hindi cuculangin
panatag pa cayo at ualang hilahil.

At cung matahimic uala nangang guló
doon sa Lorenang parurunan niño
cung nasang paroon di pipiguilan co
at pasasamahan sa manga soldado.

ENRIQ.ª Yamang na aua ca ó Condeng marilag
sa capanganiban cami nililigtas
sino ang aayao di lalong salamat
sa mabuting nasang iyong hinangad.

LOANDRO. Sino ang tatangui sa gayòng aniaya
Condeng daraquila sa bayang Castilla
ang pasasalamat namin ualang hanga
macabayad naua sa pautang nia.

ERNESTO. Huag na ibilang na utang nga niño
ang aquing aniaya buñing maguinoo
catuiran naman mahabag sa tao
carangalan naman ng isang paris co.

Caya abatayo ngayo,i, mag si lacad
at ng di gabihin dito nga sa gubat

*Todos* hindi sumusoay sa bala mong atas
at tumatalima cami nga pong lahat.

*Vanse: Mutacion Carcel aparece don Alberto, Alfredo y Arsenio.*

ALBERTO. Ang duque Eliceo ay hindi naraquip
ng Conde Ernesto na lilo,t, balauis
at naca pag tanan tinungo ang yungib
ang Conde Belmore hahanaping pilit.

Sacaling maquita cusang isasacdal
manga pang lulupig ni Ernestong hunghang
at tanang soldados sa campong na patay
sampo sa muralla na talagang bantay.

At ang pag ca culong dito nga sa Carcel
aco sampong cayo pauang sasabihin

cung ito,i, matanto paparitong tambing
tayong calahatan sa hirap cucunin.

ALFDO. Ituro din naua ng ma-auaing langit
ang quinalalaguian caparanga't yungib
ng dito sa dusa tayo,i, macaalis
at tuloy mapatay ang Condeng malupit.

ARSENIO. Vírgeng masaclolo cami calarahin
magdala cang habag ma aua sa amin
cahit manauari ay matuntunan din
ang quinalalaguian ng Condeng butihin.

*En este instante sale un Soldado.*

*Soldado.* Lahat mag si layo sa pinto ng rejas
at sa tutulugan doon ay tumambat
baca nga sacali cayo ay mamalas
ng buñing Alcaide bibiguian pahirap.

At hindi malayo pinto,i, isasará
uala ngang liuanag cayong maquiquita
sa manga pag cain ay tatasahan pa
mabuti pa ngayon na mag si layo na.

ALBERTO. Buñing maguinoo huag cang magalit
cung pinag babaual cami ay aalis

*Soldado.* hayo ng marali huag ng mag sulit
cahimat catagá ng hindi magalit

*Se aleja todos de la reja del calabozo*

*Mismo* Sa nanga pipiit aco,i, nahahabag
yaring aquing dibdib parang mauaualat
ano ang gagauin dico naman hangad
sila,i, paalisin cundi ini-atas.

Aco,i, yayao at dadalauin naman
yaong icalaua namang bilangoan
ang manga soldadong naroong bantay
nag papaubaya cusang nag lilibang.

*Vanse: Mutación bosque á la izquierda muralla, sale á la derecha Belmore, Amalia, Eliceo y Mambrillo.—un peñasco que transforma.*

BELM. Yayamang nga tayo ngayon narito na
sa tapat ng muog ng bayang Lorena
mag antay sa burol cayo ngang dalaua
at sa pag salacay huag ng sumama.
Hindi mag lalaon at babalic aco
dala ang tagumpay asahan nga niño
ang bilin co lamang duque Eliceo
sa alin mang burol ay mangubli cayo.

ELICEO O daquilang Conde aming tutuparin
ang lahat ng inyong manga tagobilin

AMALIA. ng biglang mahango ang nasa hilahil
lacad nga ó duque ng hindi mabinbin—*Vase.*

MAMB. *(aparte)* Ano at cung baquit ayao acong iuan
parating calatcad sa manga patayan
cung ito,i, matapos di caman biguian
ng dalauang cuarta balato mang lamang.

BELM. Sa capangyarihan ng medallang impoc
dalauang higante aybiglang sumipot

*Transforma el peñasco en una cueva y sale Gigantes.*

pag utusan mo po ang basallong lingcod
na tumatalaga sa balang utos.

BELM. Cayo ay sumama ngyon sumalacay
dito nga sa muog ng̃ Lorenang bayan
at ating patain Castellanong hunghang
ang balang sumuco bihaguin pag cuan.
Sumunod Mambrillo ngayon sa pag pasoc
icao ang ma una sa loob ng̃ muog
MAMB. eh! aayao aco dapuat sa licod
convenido señor hindi natatacot.

*Entran todos en la muralla.*

*Vos dtro.* Buñing Presidente cami saclolohan
pumasoc sa muog ang manga ca auay
BELM. cayong calahatan ngayon mamamatay
*dentro.* ang hindi tumacbo matitirang bangcay.

*Sale peleando Belmore, Gigantes y Mambrillo contra Leopoldo y Soldados.*

BELM. Nasaan ang Conde nag tanan na baga
ano,t, uala rito at di mo casama
LEOP. alalahanin mo lilo,t, palamara
ngayon maquiquitil ang iyong hininga.
BELM. Diyata nga tacsil Castellanong hunghang
hindi ca susuco luluhod cang tunay
LEOP. na hangang may caliz na hauac sa camay
huag cang umasa na mag tatagumpay.
BELM. Lusob aquing sama huag na buhain
tanang Castellanong palamara,t, soail
LEOP. ó piling soldados iñong sagasain
pag sabayan niño na sila,i, lipulin.

*Pelean hasta dentro y vuelve á salir Belmore, Gigantes y Mambrillo.*

BELM. Yayamang tumacbo pauang nag si tacas
lilong Castellanos tinungo ang gubat
cayo ngang dalaua magbalic na caguiat
sa iñong pag damay nag papasalamat.

GIGANTES Pa-alam sa iyo—*Vanse.*

BELM. cayo ay samahan
nğ iño ngang Dios na nilu-luhuran
cayo mag si labas sa pinag taguan
duque Eliceo at bunso cong hirang.

*Sale Amalia y Eliceo.*

BELM. Pumasoc sa bayan lacad abatayo
hangoin sa Carcel ang conde,t, consejo.

TODOS. ualang sumusuay sa manğa utos mo
cung sia mong loob sunod nğa sa iyo.

*Vanse y sale Leopoldo.*

LEOP. Salamat at aco,i, ngayon nacaligtas
sa manğa ca auay lubhang mararahas
ang soldadong sama napatay na lahat
sa bayang Lorena ang iba,i, sa gubat.
Ang hucbong dumalo na doon pumasoc
may Giganteng abay casamang calahoc
caya nğa,t, nalipol ang aquing soldados
nag hambalang lahat na matay sa bundoc.
Sa aquing pag tacas ay di lumilingon
na cahit marapa biglang nag babangon
at ang tinatahac masinsin na burol
nğ hindi maligao siyang tinutunton.
Malayo na mandin sa pinangalingan
sa taglay cong pagod mag papahingalay.

at ang manga sugat sa boong catauan
hahanap ng̃ damo lunas maguing tapal.

*Vanse Mutacion: Jardin sale Enriqueta.*

ENRIQ.[a] Itong lilong Conde aco,i, pinipilit
sumagot ng̃ oó at cusang umibig
ng̃ dico aminin ang lilo,t, balauis
ay pinag balaan ng̃ icalalait.
Isinusumpa co anomang caratnan
ang suyo ng̃ lilo dico aayunan
at mamatamisin na quitlan ng buhay
ang sintang Belmore dico tataliedan—*Sale.*

ERNESTO. O palabang buan sagana sa dilag
ay nani-nicluhod sa mahal mong yapac
huag ica puot sa biglang pag harap
nitong taguisuyong na lipos ng̃ hirap.
Ang buroc mong bibig buchin marali na
nag durusang puso biguian ng̃ guinhaua
huag ipag cait ng̃ayo.i, mahabag ca
lauitan ng̃ aua poong Enriqueta.

ENRIQ.[a] Yaring aquing puso malaon ng̃ arao
may nagca candili na capua mo mahal
hindi mangyayari sa iyo ibigay
at isinusumpa co na di tataliedan.
O Condeng marang̃al aco,i, patauarin
ang isinusuyo di co ma aamin

ERNESTO. diata poong co iyong hahabaguin
at di mag tataglay ng aua sa aquin.

ENRIQ.[a] Aco,i, patain man at quitlang hininga
malayong aminin ang suyo mong sinta

ERNESTO. yaman sà malubay di pahinuhod ca
sa ayao at ibig yayacapin quita.

*Abalansa Ernesto con intención de abrazar, Enriqueta desvía y le suelta una bofetada en la Cara.*

ERNESTO. Baquit ca nangahas babaeng sucaban
na dinumihan mo muc-ha co,i, tinampal
ENRIQ.ª sa isang para mong lilo,t, tampalasan
hindi mangingimi yaring aquing camay.
ERNESTO. Labas de la guardia at biglang parito *Sale*
ELIOD. anong iu-utos ng Conde Ernesto
ERNESTO. ang babaeng sucab dalhin sa Castillo
doon ibilango duque Eliodoro *Vanse.*
ELIOD. Ang utos ng Conde iyo pong narinig
ENRIQ.ª aquing napaquingan
ELIOD. huag icagalit
ENRIQ.ª caya abatayo
ELIOD ma una cang tiquís
at quitay susundan paralumang langit.

*Vanse: Mutación sala: sale Belmore Don Alberto, Amalia, Alfredo, Arsenio, Eliceo y Mambrillo.*

ALBERTO. Icao mag pasia Belmoreng pamanquin
sa inacala mo ngayon ibig gauin
BELM. cayong calahatan sumama sa aquin
ang bayang Castilla ating salacain.
AMALIA. At ng macaganti sa manga sucaban
lilong Castellanos marungis na asal.
ELICEO. Ng dina nga muli gauang calicoan
gauin pa sa ibang caratig na bayan.

ALFREDO. Ito nḡa ang dapat Belmoreng masigla
ng pauang madala yaong palamara
ARSENIO. na Conde Ernesto at consejong sama
itong pang lulupig sa Condado,t, Villa.
ALBERTO. Sa manḡa pahirap na bigay sa atin
panahon na nḡayon na dapat sinḡilin
caya nḡa Belmore na aquin pamangquin
ang iyong pasia ina-aantay namin.
ELIOD. At cung mapatay na ang lilo,t, cuhila
ang Villa,t, Condados ay tahimic nanga
uala na ang tacsil ninigay gambala
at nalilibing na itong bulinḡiana.
MAMB. Jesús que maraming manḡa cata cata
na cung aabante sulong capagdaca
ng iñong macamit ang nasang victoria
sa macacauay na taga Castilla.
BELM. Yamang pinag isa niñong calahatan
ang marapat gauin sa Castillang bayan
bucas ng umaga pag sicat ng arao
ating tatahaquin ang gubat at parang.
At ng magampanan tayo,i, umurong na
camahalang grandes ng bayang Lorena
TODOS. sa bala mong nais ó Condeng masigla
caming calahatan ay tumatalima.

*Vanse: Mutación bosque sale Loandro.*

LOANDRO. Yari na ang hatol talagang sentencia
ulo,i, pupugutin sa guitná ng plaza
ng anac cong bunso mutiang Enriqueta
sa icatlong arao ay ualang pag sala.

Dahil sa pag tampal sa Conde Ernesto
sa loob ng̃ jardin ang dahil cung ano
mataas na lang̃it ay calarahin mo
ng̃ayo,t, cahabagan ang sintang anac co.
Acong nag iisa ualang magagaua
at ang icalaua lubha ng̃ang mahina
sa hatol na ito na cung mamaguitna
pilit ang buhay co mapapang̃aniaya
Ituro morin po ó Dios na poon
aco,i, macaquita ng̃ayo,t, macasumpong
ng̃ isang guerrero namaca pag tangol
sa natatalaga na parusang hatol.

*En este instante sale Belmore, Alberto, Amalia, Alfredo Arsenio, Eliceo, Mambrillo y soldados armados.*

BELM. Lacad mag marali ng̃ ating abutan
yaong mang̃a lilo sa caligayahan
ng̃ayon sinusuob dahil sa tagumpay
canilang nacamit sa Lorenang bayan.
ALBERTO. Sino caya yaon taong paparito
cung di aco mali ang duque Loandro
ALFREDO. aquing lalapitan at tatauaguin co
ARSENIO. siang carampatan
ELICEO. isama mo rito.
AMALIA. Ano,t, di casama bunsong Enriqueta
na caniyang anac—*á Manb.*
MAMB. ay que bachillera—*aparte*
cung aco sa camay may tang̃ang bibingca
aquing isinubo ng̃ mag tahan baga

*Acerca Alfredo á Loandro.*

ALFREDO. Lumapit Loandro icao,i, tinatauag
niong daraquila na Condeng marilag
LOAND. ó Dios na poon aco,i, na pahamac
*(aparte)* ang ulo co naman ngayon ang lalagpac—*acerca*
ALBERTO. Sa lugar na ito anong guinagaua
anaqui may hapis mabigat na lubha
at ang nag sasabi ang aniyo ng̃ muc-ha
gayondin ang patac sa mata ng̃ luha.
LOANDRO. Ang anac cong guilio bunsong Enriqueta
nasa bilangoan doon nag durusa
pag sicat ng̃ arao bucas ng̃ umaga
ulo,i, pupugutan sa guitna ng̃ plaza.
BELM. Hayo,t, ipag sabi cung ano ang dahil
gayon na ang hatol ni Ernestong taċsil
LOAND. sa isinusuyo na sinta,t, pag guilio
ng̃ Condeng malupit ayao na aminin.
BELM. Ngayon malulubos ang pag higanti co
doon sa cuhila tampalasa,t, lilo
sumapanatag ca buñing maguinoo
asahan mo na po na di ma-aano.
Ang irog mong anac iyong minamahal
isinusumpa co sa harap ng̃ tanan
caya abatayo lacad ay tulinan
ng̃ ating maraquip búhay ang sucaban.
Huag na tumiguil manga maguinoo
sa plaza,i, ma una na lumagay tayo
*Todos.* cami umaayon sa balang loob mo
ualang sumusoay talima sa iyo.

*Vanee Mutacion sala:—Sale Don Ernesto, Eliodoro y Pascacio.*

ERNESTO. Yaong cahatulan bilang na sentencia
duque don Pascacio ay yari na baga
PASCACIO. ang tanang guinoo dito sa Castilla
ay pauang umayong tuloy nangac firma
At ualang tumutol na cahit sino man
cataga mang uica ó Condeng marangal
leyes ng maquita ang hatol na bagay
sino mang malisia sa hucom mag culang.

ELIOD. At sino ngang hindi na umayon baga
sa nayaring hatol sa estradong sala
ang balang tumangui na hindi mag firma
dapat ngang iramay lapatan ng dusa.

ERNESTO. Cung gayon mag utos duque Eliodoro.
sa plaza,i, itindig laang entablado
na pag pupugutan sa babaeng ito
nangahas tumampal dini sa mucha co.
Itayong marali huag palibanin
biglang iutos mo sa soldados natin
sampo ng aagbay sa babaeng tacsil
doon sa pag labas sa culungang carcel.
Amang cusabuat cung saan nag suod
napatungo man din sa parang at bundoc
pilit yayacaguin ang tanang villanos
at ng ma iligtas ma agao ngang lubos.

ELIOD. Huag ang pastores na tubo sa parang
ang caniyang yacaguin cahit itong bayan

isinusumpa cong quiquitlan ng̃ buhay
ualang ititirá sa campong patayan.

PASC. Di aco tutugot isinusumpa co
ang balang mag tangol puputlan ng̃ ulo
sucdan maguing baha ang dugo sa campo
hindi ma aaua mahahabag aco.

ERNESTO. Cung gayon ay bucas pag sicat ng̃ arao
ang lilong babae sa plaza,i, pugutan
cubcubin ng̃ madla na soldadong abay
sa Carcel pag cuha duque ay samahan.
Caya abatayo ng̃ ito,i, maganap
bucas ng̃ umaga arao cung sumicat

*Todos.* ualang sumusoay at talimang lahat
sa daquilang Conde sa balang iatas.

*Vanse: Mutacion bosque: Sale Belmore don Alberto, Amalia, Alfredo, Arsenio, Eliceo y Mambrillo.—en medio de la escena el entablado que trasforma.*

ERNESTO. Ano Enriqueta dica nahahambal
sa masasapit mong ma áabang buhay

ENRIQT.ª hindi nagugulat aco camuntiman
Condeng palamara lilo,t, tampalasan.
Bagaman babae iyong naquiquita
yaring aquing puso bacal ang capara
at sa camatayan hindi naguiguitla
mulang naguing bata at mag pangayon pa.

ERNESTO. Diata,t, hindi ca tunay nanglolomo
sa bagsic ng̃ aquing hatol nga sa iyo

ENRIQT.ª huag cang maulit hayot iutos mo
hindi nanginginig gabahit man aco.
Ninanais cona ngayon ang mamatay
masama mong anio ng dico matignan
caya Condeng tacsil sa Verdugong abay
iaquiat na aco sa camamatayan.
Isinusumpa co icao mag babayad
lubos mong asahan hindi mag luloat
di nga sa patalim sa buga ng ningas
darapo sa iyo palamara,t, sucab.
Ang boong sacop mo dito sa Castilla
sampo ng Consejos na iyong casama
ay maguiguing abo cayong parapara
at ualang liligtas na cahimat isa
Lacad abatayo verdugong ni atas
pag pugot ng aquing ulong malalagas
ng cusang mag uagui mag diuang ang oslac
tampalasang Condeng ualang macatulad.

*Paso hasta subir en el entablado y sienta en el banco dispuesto y el Verdugo detrás.*

*nisma.* Narito na aco buchin na ang bibig
ng biglang mapigtas yaring aquing liig
maraling iatas ó Condeng malupit
ng yaring puso co naman matahimic.

ERNESTO. Pag alipusta mo mula ng canina
parang pahimacas sa galit mong dala
lahat ng habag co napauing lahat na
umiral ang galit volcan ang capara.

Catapusan mo na sa orss na ito
sa talim ng̃ tabac ng̃ayong ng̃ Verdugo

*Sale precipitado Belmore y compañeros*

BELM. mag tahan ca oslac tampalasa,t, lilo
icao ma u-una na hahalang dito.
Sa capanyarihan impoc cong Medalla
caloob ng̃ lang̃it at Virgeng Maria
biglang maguing trono na ca aya aya
ang quinalalaguian ng̃ irog co,t, sinta

*Transforma en trono de flores el entablado donde está Enriqueta.*

At itong sucaban na taong malupit
ng̃ayon din higupin ng̃ siguang mabilis
at cusang ibayu sa batong matulis
na hangang madurog ang buto,i. maliguis.

*En este le eleva en el aire á Ernesto y desaparece: despues á los consejeros dice.*

Cayong manga oslac lilong Castellano
mag sabing marali cung lalaban cayó

*Eliodoro y Pascacio pone derrodillas.*

*Los dos.* patauarin cami at suco sa iyo
ng̃ayon lumuluhod Conde sa yapac mo

BELM. Cayo,i, mag si tindig at pinatatauad
manga buhay niño Castellanong oslac
mag mula nga ngayon sa noo itatag
itong cabuhungan limuting caguiat.
Huag na pumara doon cay Ernesto
na Condeng malupit bulingianang tao
tinangay ng hangin naliguis sa bato
ang boong catauan gayondin ang buto.

*Hace frente á Enriqueta.*

O palabang buan sagana ng dilag
munti ng madimlan ang iyong liuanag
mabuti,t, inabot cung di napahamac
sa hatol na bigay niong Condeng oslac.
Bumaba sa trono na quinalalaguian
humalic sa yapac ng ama mong mahal

*Baja Enriqueta del trono, coge de la mano Belmore, acerca á Loandro y pone derrodillas.*

*Los dos* yayamang nag quita sa Castillang bayan
ang bendicion mopo aming ina antay.
LOANDRO. Mag si tindig cayo at aco,i, yacapin
parang palatanda cayo,i, aquing guilio

*Levanta Belmore y Enriqueta.*

*Los dos* ay tumatalaga sa balang pitahin
caming iyong anac
LOAND. ilapat ngayondin—*abrasa á los dos.*

ALBTO. Iñong ipag viva ualang catapusan
dalauang sing irog sa tuang quinamtan

*Todos.* vivang ualang patid mabuhay mabuhay
ang Viscondeng bago sa Castillang bayan.

BELM. Tayo,i, mag si aquiat doon sa Palacio
grandes sa Lorena na piling guinoo

*Todos.* caming calahatan sa balang loob mo
ay tumatalima sunod nĝa sa iyo.

# Vanse y Telon.

